## XIII.

Ilang saglit na pagkakatigagal ang nagdaan sa tatlong nagmamasid sa katawan ni Amor, nang sa di inaantay, ay biglang huminga ang nakahiga, iminulat ang dalawang mata, tumingin sa kanyang mga kinakaharap, at malambing at malamig na binigkas ang ganito:

—Gloria! Gloria! Kapatid ko....

At ipinikit na muli ang maaamong mata,

—Wika ninyo'y nakikilala kayo niya, ¿ bakit nakita na kayo'y hindi man lamang kayo kinikibo?—ang tanong kay Dany ng dalagang nagbabantay kay Amor.

—Aywan ko po. At iyan din ang aking ipinagtataka, at ikinahihiya sa inyo...

—Mangyayari po bang pabayaan ninyo kami ritong nagsasarili, upang magawa ko naman sa natutulog ang kinakailangang pagaayos?

—Malaki po ang nais kong makatulong ninyo, kahit sa pagaabot man lamang ng kinakailangan.

—Hindi na po. Ang inyong kahilinga'y makasasámá pang lalo sa akin. Maaari na ninyo akong iwan...

—Bah! naman kayo! Diyata ba nama't ipagtatabuyan ninyo ang isang taong kung kaya lamang napasuot sa dakong ito ay dahil sa masigasíg na paghanap sa babaing iyan? Ikinalulumbay ko ang pangyayaring ako ay hindi niya nakilala sa mga sandaling ito; nguni't ako'y matapat niyang kaibigan na itakwil man niya ngayo'y naririto't handa ring tumulong sa kanya.

—Hindi ko kayo itinataboy. Nguni't ako'y natatakot opo, takot na takot, pagka't baka dumating dito ang

aming tagapamahala ay laitin ako't ipagtabuyan nang dahil sa pagkakausapang ito natin.

—Mangyari po kaya naman ang gayon, sa tayo na rito ang makasasaksing wala isaman sa atin ngåyon ang tinutubuan ng masamang pagiimbot?

—Totoo po kung sa bagay, nguni't ang gaya naming parang utusan at mga tagapaglinkod lamang dito ay hindi naaaring makipagusap kaninoman ng walang kapahintulutan ang aming tagapamahala.

—Samakatwid po'y maipagpapatawad na ninyo sa akin ang aking pagkakagambala rito sa inyo...Ako po'y nagpapaalam na.

Sabay ang talikod ni Dany at nakahanda nang umalis sa mga sandaling iyon. Dapwa't hindi pa siya nakalalabas ng silid na kinaroroonan ng maysakit ay siyang pagdating ng tagapamahala sa nasabing paaralan at ampunan. Inabutan si Dany sa loob.

Ang binata nati'y nagulat at kinabahan, at ang tumitinging utusan doon, na nagngangalang Gloria, ay biglang napatayo at pinamutlaan.

—Sino po ang nagpahintulot sa inyo, giñoo, upang masok sa loob ng silid na ito?

—Wala po, isang pagkakataon lamang.

—Kakilala mo ang ginoong ito, Gloria?—ang tanong ng tagapamahala sa nagbabantay sa maysakit.

—Hindi po, hindi ko po sila nakikilala.—ang nanginginig na sagot ni Gloria.

Sabay sa pagsasalitang ito ni Gloria ang pagbalisbis ng luha sa mga pisngi. Ang dumating at ang mga dinatnan ay natigilan; naghari ang ka-

unting katahimikan, ngun't may nadadarang ng init ng kalooban ng iba.

Nang sandaling ito'y idinilat na muli ni Amor ang kanyang mga mata. .

—Gloria! Gloria!—ang kanyang muling tawag

Sí Gloriang utusan ay lumapit, at kasabay na lumapit ang madre at si Dany.

Nagbangon si Amor. Malakas-lakas na. Tinitigang mabuti si Gloria; nguni't patuloy sa pagluha.

Ang madre, sa paglingos kay Dany, ay nagtanong naman ng ganito:

—Kakilala ninyo ang babaing ito?

—Opo, iyan po ang si Amor. . .

Matapos matugon ni Dany ang tanong ng madre, ito'y tuminging muli sa maysakit. Nilapitan at tinulungang makatindig.

—Kayo'y magaling-galing na. Tíkman ninyong bumangon, tumindig kayo.

Ang tinutukoy ay parang inutusan. Nagbangon, nilapitan ang umiiyak, at tinawagan. . .

—Ikaw ba ang aking kapatid? Ikaw ba ang aking si Gloria?

—Kapatid?—ang pamanghang tanong ni Gloria.—Magkakaroon kayo ng kapatid na isang utusan lamang dito? Hindi po, hindi; ang kapatid ko'y dukha lamang na tulad ko rin, hindi ang isang gaya ninyong pasasa sa mga kailangan.

—Dapwa't hintay,—ani Amor na may maliwanag nang pagiisip ngayon,—lumapit ka sa akin, tingnan ko lamang ang medalyon sa iyong kuwintas.

Ang kuwintas ni Gloria ay kinuha ni Amor at binuksan ang kasamang medalyon. Natawa

ang ating bulaklak. Niligiran sa mata ng mga luha ng kagalakan. At pagkatapos ay napasigaw sa tuwa.

—Gloria! ikaw nga ang aking kapatid. . . !

. At biglang niyapos ang kinakausap. . .

Ang madre át si Dany ay napamangha. Hindi mabatid kung ano ang nangyayari.

—Nasisiraan na kaya ng bait?—ang tanong ng madre.

---Gloría, kapatid ko. . !—ang muling pangungusap ni Amor.

Si Gloria ay nagulat; hindi maalaman ang sasabihin. Ang pisnging kanina'y namumutla ay namumula naman ngayong tila hinog na makopa. Tiningnan ang nakayakap sa kanya; hinubad sa leeg nito ang kuwintas, binuksan ang medalyon, at ¿ano ang kanyang nakita?

Ang kahabag-habag na utusa'y nanangis. Tumawag, humikbi, hinagkan ng hinagkan ang medalyon na kinaroroonan ng larawan ng isang babae.

—Ina!—ang kanyan hibik.—Ina! salamat sa iyong larawan at nakilala ko rin ang aking kapatid. . .

Ang madre at si Dany ay lalong natigilan. Hindi nila maalaman ang gagawin. Natitigilan at nauumid ang dila.

Ilang saglit pa ang nakaraan, nguni't ang pagkakayapusan ng dalawang nagkakilalanang magkapatid ay hindi pa nakakalag. Ang madreng kaharap at siyang puno sa ampunang yao'y naluha ng bahagya sa galak

at si Dany, ang ating kagalang-galang na kinatawan, ay nanatiling bukas ang bibig sa pagtataka.

At ang lugod ay iniluha, sapagka't labis-labis na kaluguran ang bumalong sa puso ng dalawang dalaga —nina Amor at Gloria...

Ni hindi makuhang bukhin ang bibig. Nagkakasya na lamang sa tinginan at pagkatapos ay magyayakapang muli't magpapalitan ng halik.

—Kay ganda pala ng kapatid ni Amor!—ang naibubukang-bibig ni Dany.

—Kay ganda pala ng kapatid ni Gloria!—ang nasasabi naman ng madre.

—Kapatid ko, kailan ka pa rito?—ang tanóng ni Amor kay Gloria.

—Magwawalong taon na. Sampung taon pa lamang ako noon nang ako'y napatira rito, pagkatapos na ako'y palayasin sa bahay na pinagiwanan sa akin ni ina. Tutungo daw siya sa Sebu upang kunin ka, nguni't mula noon hangga ngayo'y hindi na kami nagkita pang muli...

—Si ina'y malaon nang patay. Nguni't bago siya namatay ay ipinagbilin sa aking ikaw'y paghanapin sa Maynila. Magdadalawang na taon na ako rito, at mula nang ako'y matira sa Maynila'y ikaw lamang ang tangi kong pinaghanap. Hindi kita matagpuan. Nakarating na ako kung saan-saan ay di rin kita makita...

—At ang ating ama, kumusta ang ating ama?—ang tanóng ni Gloria.

—Ang ama nati'y umalis dito noon pang bago magkaraoon ng digmaan sa Europa. Mula noon hang-

ga ngayo'y wala akong tinatanggap na balita. Gayon din naman si ina. Nguni't gaya nang alam mo na, nărito ang kanyang larawan at sa pamamagitan nito'y magkakakilala rin tayong lahat.

—Bakit ka naman naiwan sa Sebu?—ang tanong na muli ni Gloria

—Ganito, Gloria,—ang simula ni Amor,--Magandang panahon noon nang 1908--marahil ay wawalong taon pa lamang ako noon at ikaw ay dadalawa o tatlong taon pa lamang--nang naisipan ng ating ama ang ako'y dalhin sa Sebu upang doon tumuklas ng mabuting kabuhayan. Siya'y nagaral ng karunungan sa kimika at sa pagbungkal ng mina, kung kaya magustuhin siyang maglipat-bayan. Nang kami'y nakarating sa Sebu ay ipinasok niya ako sa isang paaralan hanggang sa sumapit ang aking pagkadalaga. Si ama ay napabuti ng paglilinkod sa isang malaking pagawaan sa Sebu at ang ginagawa niya'y pinadadalhan na lamang kayo ng kuwalta sa Maynila. Isang araw ay kinailangan siyang sumama sa bapor, upang tumungo sa kabilang ibayo ng dagat. Ang ama ay tumupad. Ako ay iniwan sa paaralan at kayo ni ina'y pinagsabihan na lamang sa sulat ng kanyang gagawin. Nguni't ilang-taon na ang nakararaan ay hindi pa nagbabalik ang tatay, gayong mula nang sila'y maglayag ay mamakalawa lamang kaming tumanggap ng sulat mula sa kanya. Ang isang sulat ay mula sa Haway at ang isa pa'y mula naman sa Santiago de Chile...

---Nang ako'y mainip na, --ang patuloy ni Amor,--ay sinulatan ko si ina upang ako'y kanyang kunin sa paaralan.

Pinatunguhan nga ako roon, nguni't sa kasamaang-palad ay inabot ng sakit at doon na namatay, matapos na ipagbilin sa akin na ikaw ay iniwan niya sa pagkukupkop ng isang mayaman dini.

—Kay lungkot, oo, Amor, nápakalungkót ng mga pangyayaring dinanas ng̃ ating kabuhayan,— ang simula ni Gloria sã pagsisiwalat naman ng̃ kanyang sinapit.

—Bakit?—anang madre.

—Ituloy mo—ang magkasabay namang pahayag ni Amor at ni Dany.

—Nang umalis si ina sa Maynila, upang ikaw nga'y kunin sa Sebu, ay mahirap na mahirap na ang ating kabuhayan. Ako'y mahigit lamang noon ng sampung taong gulang. Sa pagnanais ni inang mákapagtipid, ang ginawa'y ipinasya niyang siya na lamang ang maglayag at ako'y iniwang bilang utusan sa isang mayaman ditong naging kaibigan ng̃ tatay at naging kakápwa báta pa. Datapwa't sa bahay palang yao'y may isang nagbabagong-tao na—ang totoo'y bagong-tao na nga at nagaaral na ng̃ pagaabogado. Nang magiisang buwan na ako sa nasabing bahay ay nahiling sa akin niyan na magdala ng̃ tubig sa kanyang silid. Sumunod ako; nguni't nang ako'y nasa loob na ang ginawa ng̃ malikot na yao'y isinara ang pinto at ako'y ginahasa. Bahagya ko nang nalalaman kung ano ang tinatawag na panggagahasa, nguni't ang salitang iya'y madali kong naibuka sa bibig noon, nang ibig akong gawan ng̃ mahalay ng̃ binatang yaon. Sumigaw ako, sumigaw ako ng̃ sumigaw hanggang

sa magkàgulo ang lahat ng kasama namin sa bahay at mapagalaman ang naging sanhi.

—Nguni't ang lalong saklap,— ang patuloy ni Gloria na binabalungan ng luha ang dalawang mata---ay ang nangyari sa dakong huli. Sapagka't sa halip na ako'y ipagtanggol ng kanyang mga magulang sa ginawang kahalayang yaon sa akin, ay ako pa ang nilait at pinagsalitaan ng masama Ipinahayag sa akin ng kanyang ina na ako raw ay lálàking masamang babai, pagkatapos ay pinalayas ako, pagka't baka raw ang isang gaya ko ang mapangasawa ng kanilang magaabogadong anak ay kahiyahiya para sa mga kakilala nila.

—Diyata?--ang tanong ni Dany.

--Paniwalaan ninyo--ani Gloria,--sapagka't batid na nila noon na tayo'y maralita lamang, at si ina'y iniwan pa ng tatay na hangga ngayo'y hindi malaman kung saan napasuot.

---Ano ang inyóng ginawa, pagkatapos?--ang tanong na muli ni Dany.

--Ano pa ang aking gagawin kundi ang umalis. Nalis akong walang dala kundi ang kasuutang taglay sa katawan. Wala akong malang tunguhan nang mga araw na yaon. At minsan ay nagdaan sa akin ang magdamag na nakatayo sa tabi ng bakod na bato ng isang malaking bahay sa Kiyapo. Kinaumagahan ay saka pa lamang ako nagising sa tabi ng isang pulis na nagtanong sa akin kung bakit doon na ako nakatulog. Itinugon ko sa kanyang wala akong bahay na matulugan. Nang tanungin niya sa akin kung ako'y may magulang pa ay itinugon ko sa kanyang wala na.

Ang ginawa ng̃ pulis ay inihatid ako sa kanilang kapitan. Pagkatapos ay nabatid ko na lamang na ako pala ay dito dadalhin. Walong taon na ako rito, nguni't sa katagalan ng̃ panahong iyang inilagi ko rito ay wala akong nakitang lalaking gagahasa sa akin; wala akong nakitang babaing lalait sa akin. Tahimik ako at masaya, hanggang sa sumapit ang mga sandaling ito nang ating pagkikilala . . .

—Kay hirap pala nang sinapit ng̃ ating buhay. . .! ---ani Amor.

---At napakapait!.---ani Gloria.

---Ngayon, ibig mo bang sumama sa akin?--ang tanong ni Amor.

---Sino ang aayaw na makisama sa isang kapatid? --ang tugon ni Gloria.

Nagtinginan si Amor at si Dany. At ang kanilang mga mata'y parang nagtugunan ng ganito:

---Ikinatutuwa mo ba ang kanyang sagot?

---Oo.--at sinabayan ng isang matamis na ngiti.

---Kung gayon, mahal na madre,--ani Amor,--pahihintulutan po ba ninyong madala namin si Gloria?

---Aba, ako po'y hindi patay na loob; yayamang kayo'y nagkakilala, bilang dalawang magkapatid na nagkalayo, at yayamang ang bawat isa sa inyo'y pumapayag na magkasama sa tahanan, ako man ay pumapayag ng maluwag sa loob.

.--Salamat po.---ang tugon nina Dany at Amor.

---Hanggang sa huling sandali'y kabutihang loob ang inyong ipinakita sa akin mahal na madre. Pagpalain nawa kayo ni Bathala!--ang saad naman ni Gloria.

--Wala kayong aalalahanin. Halikayo at ngayon di'y ating ayusin ang lahat.

Kasama ng madre, ay tumungo sa kabilang bulwagan sina Dany, Amor at Gloria. Si Amor ay laging kaalakbay ni Gloria; at ang dalawa'y natatakot manding magkahiwalay kahit saglit man lamang.

Inayos ng Madre ang talaan ng ngalan ni Gloria; isa isang binasa ang mga nagawang kabutihan ni Gloria sa ampunang yaon; marunong ng ingles at kastila, at sa kasalukuya'y hindi na matatawaran sa pagsasalita ng dalawang wikang ito; marunong manahi, magayos ng pamamahay, magluto at maglagay o magbigay ng gamot sa mga may sakit; at sa pagaalaga ng mga bagong kaluluwal sa maliwanag ay nagtamo ng malaking katangian siya.

Hindi palabihis, hindi palasuot ng mga bagong linis na damit, pagka't ang isang kasuutan ay tumatagal ng isang linggo sa katawan nang hindi pa rin nagbabago ang kaayusan..

Bukod sa mga katangiang iyang tinataglay ngayon ni Gloria ay maidaragdag pa ang kanyang kahusayan sa pagtugtog ng piano at ang kalamigan ng kanyang boses. Bakit magandang-maganda pa! Sino at alin kayang lalaking makamamalas sa kanya ang hindi tutubuan ng pagibig?

'Kay haba na ng talaang nabasa natin tungkol sa mga katangian ni Gloria, ng bago nating panauhin sa aklat na ito.

Kung tayo'y hindi matitimpiin pati tayo'y mabubuyó sa paghahayag ng sari-sarili nating loobin sa kanya. At

sinó pa nga ba ang makapipigil? Kung si Dany na, ang bayani natin sa kasaysayang ito, ay pinamumungayan na rin ng mga paningin, tayo pa nga bang hindi datihan sa tinatawag na Dulaan ng Puso?

Malasin natin sila. At papaalis na. Si Gloria ay puting-putíng tila larawang buhay ng isang nabang anghel sa langit. At kay ganda ng kanilang ayos sa paglalakaran; ang binata'y nasa sa gitna at ang dalawang magkapatid ay nasa magkabilang panig nito. Nakaiinggit, opo, kami'y naiinggit sa nakikita.

—Pag dating ng bahay ay sabihin mo sa amin kung kaninong bahay ka iniwan ni ina.—ang saad ni Amor ka Gloria.

—At pagdating sa bahay ay aalisin mo na ang pamumupo mo sa akín, ha?--ang tanong naman ni Dany kay Gloria.

—Masusunod ang lahat. Ang inaalaala ko nito'y baka tayo'y hindi na makarating ng bahay.

—Darating, darating.—Ang sagot ni Dany.

—Oo darating nga tayo,--ang patotoo ni Amor.

Sa tulay ng Germinal ay nakakita ang tatlong ito ng̃ isang karomatang walang sakay. Tinawag nila't doon na sila nagsilulan.

--Sa daang Solana, sa Intramuros.

Iyan na lamang ang ating narinig na iniutos ng isang malalim na boses sa kutsero, at ang kabayo'y matulin nang tumakbong ang tungo'y sa Intramuros.-,... Kay layo na nila sa atin at mahirap na totoo ang sumunodsunod,...

# XIV.

Kung gayo'y halikayo rito; sa bahay na ito sa daang Marcelino tayo magtuloy. Hindi natin mapaparisan ang takbo ng kabayong humihila sa karumatang kinaroroonan nina Dany. Ang mabuti'y dumalaw tayo sa bahay nina Joe. Si Joe, kilala ninyo si Joe, ang bigotilyo? Ang pagkakaalam ninyo sa kaniya'y isa siyang binata, ¿hindi ba? Namamali kayo, namamali kayo. Si Joe ay may asawa, at may kinakasama pa. Sa bahay na itong kinakaharap natin, ay dito natitira ang kanyang asawa. May anak, tatlo ang anak—ang dalawa'y nanasok na sa paaralan at ang isa'y naririyang may sakit. Sa bahay na ito'y napakadalang nating matatagpuan ang ating kaibigang hahanapin. Ayaw niyang maglumagi rito, sapagka't aniya'y nakabibigat na totoo sa kanyang kabuhayan. Walang kailangan kung wala man siya rito. Ang totoo'y hindi siya ang ating sadya kungdi ang kanyang mga anak at maybahay.

Halikayo, magtuloy tayo

Nananahi ang kahabag-habag na babae. Sa gawing labas ay nagdiringas ang kalan at mandi'y nagluluto na ng hapunan. Sa gawing loob, sa dakong kanan, ay isang banig ang nakalatag, at sa ibabaw ng banig na yao'y nahihiga ang isang batang babaing dinapuan ng matinding sakit.

Maaga pa, at sa karamihan nating magkakasamahan, ang ganitong oras sa hapon ay hindi pa nababagay ipagluto ng hapunan, pagka't lalamig agad at ang malamig na pagkain ay walang sarap. Sa atin nga'y tunay ang bagay na iyan, sapagka't may inaasahan tayong mga tagapagluto, at kung wala mang tagapagluto ay may

inaasahan tayong karihan, pansiteria at restaúrant na makakanan. Nguni't sa babaing iyan na walang sapat na maibibili ng mahal na pagkain sa karihan, sa restaurant at sa pansiteria, at walang kapana-panahon upang bigyan ng kanikaniyang oras ang pagluluto at pananahi ay hindi nanasok iyan sa isip. Wala siyang inaalagata kungdi ang makatapos agad ng gawain, upang kumita at makapanahi namang agad.

Ibig ninyong tumuloy? Nakahihiya? Sayang. . .! Kung gayo'y hindi na natin makikita kung paano niya inaayos ang pamamahay. . . . Ang mabuti'y tumanaw na lamang tayo mula sa siwang ng bintana. Maayos na totoo ang kanyang pamamahay, malinis at makintab ang sahig na kanyang tinutulugan, magaganda ang mga palamuti ng kanyang aparador at mesita, maayos ang salansan ng mga aklat, at ang pagkakahanay ng mga baul. Mahirap siya, tunay, nguni't sa kabila ng kanyang kahirapa'y nagagawa pa niyang maayos ang lahat ng iyan, sapagka't ginagamit niya ang kanyang mga kamay, upang ipakilalang wala man siyang maaasahang ibang katawan ay sapat ang kanyang sarili upang tumulong sa kanya.

Iyan ay nagpapakilala ng kanyang kabutihang mamahay.

Huwag kayong magtanong kung bakit siya'y iniiwan ng kanyang asawa. Si Flora,—iyan ang kanyang pangalan,—nang dalaga pa'y isa sa mga nagaaral sa High School. Hindi nakatapos ng pagaaral, sapagka't ang kanyang mga magulang ay nagpahayag sa kanyang siya'y dapat nang magasawa, at dapat siyang pa-

kasal sa lalaking pinalalayawan natin ng Joe. Ang tunay na ngalan nito'y Jose Capistrano, anak ng kilalang angkan ng mga Capistrano sa Lalaguna. Hindi siya nakapahindi, palibhasa'y matapat na anak. Dapwat bago siya tumupad, ay ipinaliwanag muna niya sa kanyang mga magulang ang kanyang magiging kapalaran sa hinaharap. Ang mga magulang naman, na noo'y nagkakautang pala ng malaking halaga sa mga magulang ni Jose, ay napapayuko na lamang at binabalungan ng luha sa mata, lalo na nang ipinahayag ni Flora ang ganito:

—Kung nais na po ninyo, itay, ang pilitin akong makasal sa lalaking hindi ko iniibig ay pumapayag ang inyong anak. Datapwa't maari po bang dinggin lamang ninyo sandali yaring aking sasabihin? Kung sakali po bang may masamang mangyari sa aming pagsasama'y hindi ninyo itatangis? Matitiis ba ninyong makita, kung sa mga mahahabang bukas ay pagtaksilan ako ng binatang iyan, o kung ako'y saktan, laitin at bugbugin? Kay tamis ng buhay ng isang anak na nakapaglilinkod sa kanyang mga magulang; nguni't sa ganito kayang paglilingkod ay ano ang maitatawag?

Kahabag-habag si Flora! Hindi pa man natatagalang siya'y nakasal, ang kanyang mga magulang ay magkasunod halos na pumatungo sa kabilang buhay, at siya'y naiwang walang kapatid ni kamaganak na malalapitan man lamang. . .

Hintay pala, tingnan natin kung sino itong dumarating. Lalake, at mahusay ang kasuutan. Dito ang tungo niya. . Antayin natin. . . .

—Magandang hapon po, Mare.

Aba't kumpare ni Flora ang dumating. Ano kaya ang dalang balita? Pakinggan natin.

—Magandang hapon po naman. Tuloy kayo.

—Mare.

—Po. Aba't ang Kumparing Atanasio pala. Tuloy kayo. Saan ba kayo galing?

—Diyan po ba lamang, Mare. Nasan po si Kumpare?

—Nako, Kumpare; isang linggo na po kaming hindi sinisipot.

—Bakit naman. Hindi ba ninyo nalalaman kung saan siya naroroon?

—May palagay po akong sa kanyang ibang kinakasama.

—At nang—bababae po ba?

—Opo,

—Komusta po naman ang—bata natin?

—Hayan po ba; sa damdam ko'y hindi nagbabago ang kalagayan ang pangungusap ni Florang kasabay ang patak ng luha.

—Huwag kayong umiyak,—ang payo ng dumating.

—Ang inaiiyak ko po'y hindi, sapagka't siya'y wala. Inaalaala ko po lamang ang kabuhayan ng aking mga anak, lalo na ang ngayo'y magsisirating pang dalawa mula sa paaralan.

—Binibigyan ba naman kayo niya ng ipinangtatawid-buhay?

—Binibigyan po manaka-naka, ng halagang husto lamang gugulin namin sa maghapon.

—Bakit po naman?

—Mahigit na pong anim na buwang hindi nanasok sa kanyang dating pinapasukan; at ngayon po, sang-ayon sa balitang dumarating sa akin, ay nagugumon na lamang sa sugalan at sa mga kabaret. . .

—Kay sama ng kinahiligan! Ano naman ang tulong na ibinibigay sa inyo ng inyong mga biyenan?

—Ano pa po kundi ang palagay ng isang mayaman sa isang mahirap. Wala silang ipinagmamalasakit kundi ang kanilang anak, nguni't binabayaang magkaganito ang kapalaran ng kanilang mga apo.

—Hindi naman kayo pinadadalhan ng kuwalta?

—Ni minsan po ay hindi. Noong araw ay nagpapadala rito, sapagka't nagaaral pa si Jose; nguni't nang lumaon ay hindi na, sapagka't si Jose'y naghinto na ng pagaaral. Nang hindi pa magkasiya sa kalooban ng kanyang mayamang ama ang ganyang parusa ay sumulat pa mandin at nagpahayag ng ganito: "Wala kang kinauululan kungdi ang anak ng ating naging alipin. Mabubuhay ka ba ng panatag sa kahirapan? Pumarito ka sa lalawigan at iwan mo siya riyang nagiisa. Pangasiwan mo ang ating niyugan, yayamang ikaw naman ay may sapat nang katalinuhan; at hayaan mo ang aliping iyan na maiwan sa pagkukupkop ng kanyang sarili. . ."

—Anong samang ama. . . !

—Kumpare, iyan po ang sanhi kung kaya ako'y nagtitiis sa ganito. Kinakalamay ko ang lahat ng hirap, ginugugol ko ang lahat ng aking kaya mabuhay lamang kami rito ng tahimik. Salamat, kung kami'y hindi na balikan ng aking

asawa; datapwa't, ang pangungusap na iyan ng kanyang magulang ay hindi ko mapababayaang hindi magantihan ng nararapat. . .

—Kumare, huwag kayong mabahala. Sa isang linggo ay magbabalik ako rito sa inyo, at kung sa loob ng panahong iya'y hindi pa kayo sinisipot ni Kumpare ay isasama ko kayo sa bahay. Doo'y may magaalaga sa inyo; doo'y may kakanin tayong pagsasaluhan; doo'y walang magulang na lalait sa inyo ng ganyan; ang lahat doon ay atin, magtutulungan tayo upang maiwasan ang lungkot sa buhay. . . Kay sama ng aking Kumpare, kay sama. . . !

—At kung ako po'y hanapin niya?

—Ipagbibilin natin sa kalapit-bahay ninyo na kayo'y aking kinuha upang arugain.

—Kung siya po'y magalit?

—Ipakikilala ko sa kanya ang tungkulin ng isang asawa.

—Kungdi po siya pahinuhod?

—Ipakikilala ko sa kanya ang katungkulan ng isang kumpare.

—Kung kayo'y hindi kilalanin?

—Bahala na kaming dalawa; kung may bisig siya'y may bisig din ako. Kahit saan daanin, maging sa hukuman o kahit na sa iba pang bagay ay nahahanda akong magtanggol sa inyo, sa karangalan ninyo, sa buhay ng inyong mga anak at sa inyong kaapihan.

—Kung kayo'y matalo?

—Kumare; sa gangganitong pangyayari, ang katwiran ay di nagagapi. Tinatanaw tayo ng Dios

at sa lahat ng ating kilos ay tutulungan tayo ng Maykapal. Dahil sa Kanya kung kaya nalilipol sa mundong ito ang mga masama; dahil sa kanya kung kaya naghahari rito ang katahimikan at ang katwiran, at sino mang taong may tangkang yumurak sa katwirang iyan, ang Maykapal din ang siyang nahahandang magparusa.

—Salamat kung magkakagayon...

—Tayo'y dukha't sila'y mayaman; tayo'y kanilang inaapi. Kung ang bagay na ito'y hindi mapanagumpay sa hukuman ang kamay ng Dios ay nahahandang magparusa sa kanila...

—Kumpare, napapanibulos kayong totoo.

—Ugali po ng nasasakitan.

—Dapwa't paano ang ating gagawin sa siya'y aking asawa? Maitatakwil ko po ba ang aking asawa?

—Iya'y nasa sa inyo. Karapatan ninyo ang magtanggol ng inyong karangalan. Kung ang puri ninyo't pagkatao'y niyuyurakan ng iba't di pinahahalagan ng kabugtong na lalaking dapat ninyong asahan sa mundong ito, ay dapat kayong kumilos at magpakilalang sa lipunpon ng mga dukha't mahihirap ay may mangilan-ngilang nagbabangon din upang magbangon ng inaping kapurihan.

—Hindi ko kayo sinusulsulan, Mare; nguni't alalamin ninyong kayo'y may mga anak. Ang mga anak ninyo'y láláké; kung sila'y lumaking walang kinagisnang ama, gayong ang amang iya'y buhay at malakas, ay mababatikan ng mga pula, mapaguukulan sila ang mga hinalang hindi katotohanan na kung inyong maririnig ay ipaghahapdi rin ng inyong puso.

—Ano ang dapat kong gawin, Kumpare?

—Wala akong maipapayo sa inyo kungdi ang siya'y patuluyang hiwalayan, kung sakaling mapatunayan na ninyong siya'y talagang wala nang paglingap.

—Kumpare, ako'y nahihiya sa mga tao. Wala akong bibig ni mukhang maihaharap sa aking asawa upang sabihin ang bagay na iyan. Totoo ngang malaki ang kanyang pagkukulang sa akin; nguni't nagkukulang man siya ay asawa ko ring hindi na yata maitatakwil ng aking puso.

—Kung gayon Mare'y sayang ng inyong inaiiyak.

—Hindi po, Kumpare, umiiyak ako, hindi sapagka't hindi ko siya maitatakwil, kungdi dahil sa aming kapalaran, ang kapalaran ng lalong kahabaghabag na babae sa mundong ito. . .

Nahintong sandali ang paguusapan ng dalawa, nang sa darating ang dalawang batang lalaking bagong galing sa paaralan.

—Naito na Kumpare, ang aking mga anak.

—Kay lalaki na pala.

—Ang malaki po'y si Engracio at ang maliit ay si Roberto. Nagaaral po kapwa sa primaria at magtatapos na ng kuarto grado ang matanda, at ang bata'y sa isang taon naman makatatapos.

—Kumusta kayo, mga amang?--ang tanong ng kumpare sa mga bata.

Hindi siya sinasagot.

—Mahirap ba mga anak, ang magaral?

—Hindi po naman gaano.—ang tugon ng matandang magsisiyam na taon na.

—Inang—ani Roberto, magluluto na po ako ng sinaing, upang makapaghapunan na sila rito.

—Nakapagluto na ako anak,—ang tugon ng ina.— At kung kayo'y nangagugutom na'y maaari na tayong makapaghapunan.

—Kay aga pa naman, Mare.

—Ugali po ng walang ibang inaasahang katulad namin, ang oras na ito'y siyang karaniwang ikain ng hapunan, upang pagkatapos ay makaharap pa sa ibang gawain.

Kay haba ng kanilang usapan, at wala silang napagusapan kungdi ang ukol lamang kay Joe.

Tayo man yata'y nararapat na ring umalis upang alamin kung ano ang ginagawa ni Joe, kung saan siya naroroon at kung sino ang kanyang kasama.

Mabuti nga; halina kayo at malamang na ang mabait na Kumparing iyan ni Flora ay doon na rin magpakasira sa kanila. Tayo na.

Alam ba ninyo kung saan bahay naglulumagi si Joe? Alam na ninyo kung sino ang kanyang laging kasama-sama, sa higaan at sa paglalakaran, gayon din sa pagpasok-pasok sa sine? Hindi? Kay hihina ng mga pakinig ng mga taong ito... Dito, dito sa daang itong binabagtas natin, daang Gral. Solano, ay manaka-nakang makikita natin ang kakilalang iyan. Sa bahay na ito, mababa, naliligid ng magagandang halaman, at laging nakapinid ang mga durungawan ay manaka-nakang nagpaparaan ng gabi ang ating kaibigan. Hindi dahil sa siya'y may inaalagaan dito, kungdi sa pangyayaring ito'y isa sa mga tinutuluyan ng apat na hari.

Kungdi pa ninyo nalalaman, si Joe ay isang pusakal na manunugal. Walang kinikilalang Dios kung nananalo at kung natatalo nama'y natutulad sa isang pulubing walang iniuuwi kungdi ang baro at salawal na suot lamang. Sanhi sa kaugalian niyang iya'y marami ang nawawalan sa kanya ng tiwala

Nguni't diya'y walang sugal ngayon; marahil ay mamayang gabi. Ang mabuti'y tumungo tayo ngayon sa bahay ni Paro-paro sa daang Lavanderos, sa Sampalok, at magbaka-sakali tayo ng paghanap sa kanya roon. . . .

Nakikita ninyo ang bahay na iyang nahahati sa maraming pintuan? Diyan sa pinto sa gitna nakatira si Paro-paro at walang kasamang iba kungdi ang isang utusang matandang babae. Mga kapit bahay ni Paro-paro ang nakapagsabi na sa atin isang araw, nang tayo'y mapasagi sa pook na ito, na ang tanging lalaking nagbubumabad diyan ay iisa lamang at naka-bigote pa. Sino pa ang may bigoteng ito kungdi si Joe. Si Joe nga at dili iba ang nakikilala nating nagmamahal at nagaalaga kay Paro-paro, kaya hindi kataka-taka sakali mang siya ang ating paghinalaan ngayon. Magtuloy tayong manhik at alamin kung ano ang nunong laman ng tahanang iyan.

Tahimik ang tahanan. Dahan-dahan kayo ng lakad. Hapon pa lamang ngayon at baka-sakaling nangatutulog pa ang mga tao rito.

Tuloy tayo sa loob. Ibig ninyong sumungaw sa silid? Halikayo, dahan-dahan ang lagpak ng paa sa sahig upang huwag tayong makabulahaw sa mga namamahinga. Hayan, bukas ang pinto ng silid, ipuwang

ninyo, at sa dakong kaliwa naroon ang katreng tinutulugan ni Paro paro. Nakita na ninyo? Natutulog? Nakababa ang kulambo? May kasama sa hihigan? Sino? Nakikilala ba ninyo?

Wala ng iba kungdi ang malikot na si Joe. Silipin nating muli. Gumagalaw. At gising na marahil. Gising na nga ba? Bakit hindi bumabangon? Huwag kayong kumilos; pakingan ninyo't may magsasalita..

--Gagabihin tayo Joe—anang narinig na boses.—Bangon na at bukas na tayo magpatuloy ng pagpapahingalay·

—Hintay muna, hintay ka muna Paro-paro. Sandali na lamang at ako ay may ibubulong. . .

¡Si Joe at si Paro-paro nga sila! Kay gandang pagkakataon ng ating pagkakaparito, sapagka't napagalaman nating sa lalaking iyan ay masarap pa ang makisuno sa isang mananayaw lamang kay sa isang tunay na asawang nagpapakahirap sa paggawa upang mabuhay ang kanyang mga anak! Naiyan ang lalaking huwaran sa taglay na katangian sa buhay, na kung pamamarisan ng kanyang kapwa'y walang iaakyat sa pamamahay kungdi pawang luha, kahihiyan at kamatayan. Naiyan ang isang magandang halimbawa ng mga amang walang pagmamahal at paglingap sa kanilang mga anak, at sa kanilang mga asawa!....

Ilang gangganyang nga ama ang matatagpuan natin sa bayang ito? Ilang inang tulad ni Flora ang matatagpuan nating lumuluha at namamatay sa paggawa mabuhay lamang ang supling ng kanilang pagibig? Ilang Paro-paro mayroon tayo dito, ng Paro-parong dumarapo sa dahon ng isang halamang ari na ng iba?

Kay kahabaghabag ng nagkakaganyan nguni't ang gawain nilang iya'y makiki ta ninyong ipinağmamalaki pa ng kanilang matatabil na dila....

## XV.

Ang hapon ay patuloy sa kanyang pamamanglaw. Unti-unting nagpapaalam ang araw at ang langit ay dahan-dahang sinasaputan ng panginoring itim. Sina Paro-paro ay patuloy sa kanilang pamamahingalay, at samantalang iginagalang natin sila ay igalang din naman natin ang pamamahinga nina Dany, Amor at Gloria sa isang magandang tahanan sa Loob ng Myanila...

Ang ating si Tsina'y dalawin natin sandali; alamin natin kung ano ang kanyang ginagawa at kung sino ang kanyang kasama. Bulaklak din siya ng ating isipan, na kung pababayaang mawalay sa ating paningin ay may pangambang lagasin ng panahon. Tayo na sa kanyang tahanan sa Manggahan at alamin natin ang kanyang ginagawa...

Si Tsina ay hindi nagiisa. Siya'y may kasama, at isang binatang sa tindig at tikas ay hindi pagaalinlanganan.

Wala siyang ibang kasama sa tahanang yaon kungdi ang walang kibong si Ernani, ang binatang nakita nating kasama rin niya nang gabing sila'y patungo sa Victory Auditorium sa Avenida Rizal.

Ang lalaki'y nakapanungaw at nagaaliw sa usok ng isang "Fatimang" kanyang hinihitit, at si Tsina'y nasa loob, sa tapat ng isang salamin, at nagpapantay naman ng pulbos sa mukha.

Kapwa sila aalis. ¿Saan sila patutungo?

—Ernani,—ang tawag ni Tsina, sa binata—¿anong oras na ba?

—*A las cinco y media.*—ang tugon ng binata.

—Hindi kaya tayo mahuli?

—Hindi...

Tiyak na nating ang kanilang patutunguha'y isang kasayahan, kung hindi man isang sayawan. Itong si Ernani'y mahiliging magdadalo sa mga kasalan at binyagan at kaarawan, kung kaya sa ganitong lakad ay hindi tayo magaalinlangang magsabi na isa sa mga bagay naiyan ang kanilang pupuntahan

Dapwa't, ¿kung saan sila tutungo? Antabayanan natin ang muli nilang paguusap; antabayanan natin ang tiyak na pangungusap ni Ernani tungkul diyan at saka na tayo magpatuloy ng ating kuro-kuro.

—Saan bang simbahan, gagawin, ¿ha?—ang tanong ni Tsina.

—Ang kasal ay sa Kiyapo, nguni't ang handaan ay sa Otel de France.—ang tugon ng binata.

—Baka maging kahiya-hiya ako roon, ¿ha?

—*Tonta*, ¿ano ang ikahihiya mo?

—Sapagka't ako'y isang bailarina lamang.

Lumapit ng kaunti si Ernani kay Tsina, saka itinugon sa unang katanungan ang ganito:

—Ang gumawa ng pagkakasalang hayag sa masid ng tao ay hindi kahiya-hiya sa Dios, kungdi sa mga tao lamang; nguni't ang gumawa ng pagkakasalang lihim sa tao nguni't bantad sa mata ng Maykapal, ay isang kasalanang siyang lalong mabigat. ¿Nababatid mo ba?

—Hindi ang tugon ni Tsina, na tumatawa ng lihim.

—Ikinahihiya mo ang pangyayaring ikaw ay isang mananayaw? Iyan ay di mo dapat ikahiya, kung hindi ka gumagawa ng lalong masagwang hanap-buhay kay sa riyan; nguni't tinitiyak ko sa iyong ang 50 sa 100 ng mga dalagang matatagpuan natin sa isang lipunang tulad ng ating patutunguhan, ay pulos na babaing may malalaki ring batík sa mukhá. Diyan sa ganyang mga babae maisusurot ko sa iyo ang lalong mapaglaro ng apóy, nguni't lihim nga lamang at walang ibang nakababatid kungdi ang tunay na kalaruan; kaya huwag kang mabahala. . .

—Bakit mo naman naalaman, ¿nakasubok ka na ba?

—Sa nasubukan ay wala; nguni't mga kapwa ko rin lalaking nakadanas na niyan ang nakababatid at di maaaring paglakuan.

Tatlong tuktok sa pintuan ang sunod-sunod nilang narinig. May dumating. Si Ernani ay nasok na lalo sa kalooban ng bahay at si Tsina lamang ang siyang lumabas. Isang kartero ang tumuktok at nagabot ng isang liham.

—Kay Bb. Amalia Regis po ang sulat na iyan.

—Ako nga. Iwan na ninyo.

At umalis ang kartero.

Nang pabalik na sa loob si Tsina ay sinalubong siya ni Ernani ng ganitong tanong:

—Ano iyan?

—Isang sulat.

Binasa nilang dalawa ang liham na yaon na ang nilalaman ay walang iba kungdi ang mga sumusunod:

"Maynila, Nob. 27, 1919.

"Sa iyo, Tsina:

"Pagka-tanggap mo ng liham na ito ay naglalayag na ako marahil, patungong Hongkong. Hindi na kita maaring madalaw, upang makapagpaalam ako sa iyo. Sa pag-alis kong ito'y walang ibang nakababatid kungdi ikaw at si Joe lamang, kaya't kung ito'y mababatid ng sino pa man, umaasa akong kayo ang siyang nagbalita.

"Tatagal ako roon ng mga isa o dalawang taon hanggang sa mabalitaan ko kung ano ang tunay na kinasapitan ni Dany,—kung siya ay kinakapiling mo pa, o kung pati ikaw ay pinagsawaan na rin niya. Matibay pa rin ang aking palagay na si Amor ay nalibing na sa ilog; kung sakaling magkabula ang palagay kong ito ay saka pa lamang ako makababalik marahil. Ikinatatakot ko ang kanyang pagkamatay.

Punitin mo agad ang liham na ito, matapos mong mabasa.

"Ang sumasa iyong lagi,
"Sunny."

Pagkabasa ni Tsina sa liham na yaon ay natawa ng malakas.

—!Aba!—ani Tsina,—ako pa ang napiling pagpaalaman ng ulol. . .!

—Nangangahulugang siya'y may pagtingin sa iyo, kaya ikaw ang pinagtapatan—ang sombot ni Ernani.

—Isa rin nga namang katotohanan. Nguni't siya'y namamali... Kung sa halip ng giawa niyang paglinlang sa akin ay ako ang kanyang pinakisamahan, di marahil ay magtatapat din ako sa kanya, ¿hindi ba?

—Aba! aba!.

—Huwag kang magpalagay ng masama sa aking sinabi. Ang aking ibig ipahayag sa ngayon ay ito: Kung sa halip na kay Amor siya nagpagod ay sa akin niya yaon ginawa, di malamang namang ako'y may bahagyang pagtinging ipakikita sa kanya, ¿hindi ba?

—Kung sa bagay nga; at marahil ay hindi ka na tuloy nagkaganito.

—Oo nga. Sinasabi't habang tumatanda't nagiging matalino ang isang tao ay lalo namang nagiging ulol, ¿hindi ba?

—At lalong nasisira ang isip sa babae...

—Ganoon nga.

Ilang saglit silang huminto ng paguusap, ipinagpatuloy ng babae ang pagbibihis, at pagkatapos ay nagtanong.

—Anong oras na, Ernani?

—Aba! *á las seis y media na*! Dali ka.

Ngayon lamang naalaman ni Tsinang sila pala'y pinagtataanang mabuti ng oras. Upang huwag mahuli sa patutunguhan ay minadali ang pagaayos ng kasuutan. Iilang minuto pa lamang ang nakararaan, pagkatapos ng makailang masid na ginawa sa salamin, ay nagyaya na rin si Tsina

Nanaog sila ng hagdanan at ang tungo'y sa isang kasal na gagawin sa Kiyapo.

¿Sinosino ang mga ikakasal?

---

Laganap ang balita sa mga pahayagan na sa simbahan ng Kiyapo ay may ikakasal. Isang magandang binibini, kabilang sa matataas na lipunan, may kaya, may dunong, maganda; at isang binatang angkan din

naman ng mga masalapi "marunong" pagka't ang sabi'y nag-aaral sa Unibersidad ng Sto. Tomas, at kilala rin sa mga lipunang matataas, ang umano'y pagiisahing dibdib ngayong hapon.

Ikalima't kalahati pa lamang ay maliwanag na maliwanag na ang buong simbahan, tila may bagong nobenariong gagawin, tila may bagong arsobispong darating; nguni't ang totoo'y kasalan, isang kasal ang doon ay idaraos ngayon.

¿Nguni't Sino-sino nga kaya ang mga ikakasal?

Kung mayaman, gaya nang sabi sa mga pahayagan, ¿ang babai kaya ay kamag-anakan nina Madrigal, o ang lalaki kaya naman ay kaanak ng pilontropong si G. Yangko?

Nagaalinlangan ang ating isip at kalooban tungkol sa mga katagang "may kaya" at "angkan ng masalapi", sapagka't sa limang daang mayayaman dito sa atin ay iilan lamang ang kinikilala nating tunay na mayayaman. Bukod sa dalawang iyang nabanggit na natin ay maisasama pa sa ating mga mayayaman ang mga Prieto, Tuason, Ysmael, Legarda at iilan na lamang. Sa mga angkang ito'y manaka-nakang marinig nating may ikinakasal, sapagka't tila mandin sa kasalukuya'y wala pa silang mga kaanak na may sapat nang gulang upang sumumpang maglilingkod sa iisang tao, sa harap ng dambana ng Dios.

Kung sino nga ang mga ikakasal, ang bagay na iyan ay isa pang suliranin ngayon. Ang mga pahayagan ay hindi namaling bumanggit ng kanikanilang mga pangalan, at sinasabing pagkatapos na raw ng mga kasayahan ipahahayag.

Mag-abang tayo sa labas: sa nagdaratingang karumata, automobil, kilis at iba pang sasakyan ay unawain natin kung sino-sino ang nagsisibaba. Maaaring makakilala tayo ng̃ mangilanng̃ilang panauhing dadalo sa kasalang ito.

Nagdaan ang isang kumpol ng mg̃a dalaga, may mga dalang mg̃a kumpol ng̃ bulaklak at tila magsisiawit pa sa loob ng simbahan. Marahil ay kamaganakan iyan ng lalaki, na dahil sa kalakihan ng pagibig sa kanilang magiging hipag ay nag-aksaya ng̃ ganyang kalaking pagod.

Pagkatapos ay isang pangkat ng̃ mg̃a binata ang sumunod na nagsipasok sa simbahan. Mga kaibigan iyan ng ikakasal. Ang ilan diya'y nakikilala na natin, mg̃a kawal ni Terpsikore, at mg̃a taga lalawigang nagaaral dito sa Maynila. Ngayon ay masasabi na nating isa rin sa mga nag-aaral na taga lalawigan ang binatang susumpa ngayon sa harap ng Dios, upang maglingkod at mamuhay ng bukod, sa piling ng isang babae at hindi ng mga magulang na gumugol sa kanya ng buhay pagod at panun alap.

!Sa aba ng kapalaran ng ganyang mga magulang! Nagsusumubasob sa paggawa, nagtitípid at sinasakal ang lalamunan, upang ang kaunting salaping tinitipon ay huwag magugol sa kanilang pangangailangan at nang maitustos sa mabait na anak na nagaaral, saka pagkatapos ng mga pagpapagod, pagmamalaki sa mga kasamahan sa lalawigang sila'y may isang anak na nagaaral sa Maynila at di malalao't uuwi sa kanilang piling ng may hinahawakang titulo, iginagalang at pi-

nagpipitaganan, ay walang ihahatid na balita kungdi ang ikakakasal sa isang magandang dalagang taga Maynila. Ang ina ay tatangis at ang ama ay pagsisikipan ng dibdib. Magka minsan ay nababanggit sa sariling taksil ang kanilang anak, hindi na nilingon ang kanilang pagpapagod at pagtitiis, makapag-aral lamang at nang matuto at igalang ng buong bayan...

Nguni't ang lahat ng galit ay napapawi kung ang isang tusong anak ay mahusay maguugnay ng mga salita... Ang gagawin nito'y susulat ng mahaba, maganda at mainam; punong-puno ng mga halimbawa, sagana sa mga matatamis na salita, at saka ipadadala sa magulang na kasama ang katagang ito sa dakong hulihan: "Ang inyo pong anak na humahalik ng kamay at di lumilimot". ¿Sinong magulang ang hindi mangingiti at makapagsasaad ng maluwag sa loob na ang kanilang anak ay totoong mabait, may natututuhan at bumubuti?

Ang mga bagay na ito'y may katotohanan sa ikakakasal ngayon. Dumarating sila, masdan natin. Karwahing dalawang kabayo ang humihila ang kanilang sinasakyan..! Hayan...! nagsisibabang kasama ang inaama at iniina sa kasal.

Hindi ba kahanga-hanga ang kasalang iyan? Hindi ba katangi-tangi?

At sa isa pang karwahe ay bumaba naman ang mag-asawang taga lalawigan. Ang lalakiy na nakapantalon ng lanang itim at naka barong tagalog, at

ang babae'y nakagayak naman ng matandang kasuutan ng ating mga ninuno noong araw. Taga lalawigan nga sila, at sang-ayon sa bulungbulungan sa dakong ito ay sila ang mga magulang ng lalaki. Sa auto namang dumating na kasunod lamang nila ay isang matandang babae at tatlong dalaga't isang binata ang nagsibaba. Ang matandang babaing iyan ang ina naman ng babaing ikakasal.

Isa isahin natin ang pagpapakilala sa ating mga panauhin. ¿Sino ang lalaking ikakasal?

Gunitain ninyo, at sa inyong matipunong isip ay susurot ang larawan ng isang binatang, nang Araw ng Tagumpay ay kasamahan ng iba pang estudiante sa Loob ng Maynila, nang pagpksok sa loob ng Palasio ng Diablo. Isa siyang binatang nakasalamin,—at hangga ngayo'y may salamin pa rin—nagaaral sa Unibersidad ng Sto. Tomas, nguni't sa kawalan ng lakas ng kaloobang maipanglalaban sa tukso, ay nagwagi ang kasamaan, nagumon sa pagsasayaw at paggugugol ng salapi, nakaligtaan ang pagaaral hanggang sa mapakasal tuloy ngayon sa isang dalagang tinataguriang kabilang sa "matataas na lipunan."

Sa kadadalo niya sa mga sayawan, madalas na nangyayayari ay nauubos agad ang kanyang kuwaltang dapat ibayad sa kolehio at sa tinitirahang bahay.

Malimit siyang sumulat sa kanyang magulang at sinasabing siya'y kinakapos ng gugulín, dahil sa karamihan ng pinaggugugulang. Kung magtatapos na sa kanyang liham ay binabangit niya ang ganitong kataga: "Ganito po pala ang nagtatapos na sa pagaaral, nangangailangan ng maraming salapi!...

Nitong huling liham niya sa kanyang ina—madalas ay sa ina niya pinalalagpak ang kanyang liham,—ay ganito naman ang nilalaman ng kanyang makabihag-pusong sulat, upang siya'y payagang makasal sa isan "napakagandang bulaklak ng lahi, may kaya at may talino," na kung kanyang palayawan ay ang magandang si Remy. Ang liham ay ang sumusunod:

"Maynila Nobiembre 7, 1920.

"G. Genoveva Espiritu,
"Pagsanghan, Laguna.

"Minamahal kong mga magulang:

Ang langit sa aki'y maaliwalas, ibig kong sabihi'y sapupo ako ng kaligayahan at hindi nagkakaroon ng balakid sa pagaaral. Kung nginingitian ako ng ligaya, ibig ko rin naman ang kayo'y sikatan ng luwalhati sa buhay. Gaanong laki kaya ang magiging galak ng inyong nagaaral at nagmamahal na anak, kung mula riyan ay mababalitaan ko ritong kayo man ay maliligaya rin, walang karamdaman at malalakas? Ang sabi'y madaling makalimot ang anak sa magulang, nguni't ako yata ang hindi marunong lumimot, na kahit na sa maseselang kong gawai'y walang sumusurot sa aking gunita kungdi ang larawan ng minumutya kong ina at ang larawan ng walang pagod kong ama...

"Ngayon naman, mga minamahal kong magulang, ¿ibig ba ninyong mabatid ang aking kalagayan sa pagaaral?

"Mabuti po. Sa kabila ng suson-susong mga gawaing ginampanan ko sa mga araw na ito, ay nakuha ko pa ring makatugon at makatupad sa mga lek-

sion namin sa paaralan. Magtatapos na ako ng batsilyerato, nguni't hangga ngayo'y wala pa akong maibibili ng toga at ibang kasuutan.

"Mga minamahal kong magulang:—Sa kabila niyan ay ibig ko namang ipagtapat sa inyo ang isang mahalaga at maselang na bagay. Yayamang makatatapos na rin lamang ako ng pag-aaral ay hinihiling ko naman sa inyong pahintulutan akong makasal sa dalagang hinirang ko sa mga pili, magandang tila larawan ng isang magandang birhen, maputing tila ipinaglihi sa tala at matalinong wari'y buhat sa angkan ng mga Minerba. Pakakasal ako sa kanya sa loob ng buwang ito, sang-ayon sa pinagka—usapan namin ng kanyang ina, at kung hindi rin lamang sa buwang ito'y hindi na raw maaari.

Aywan ko po ba, tila kung masisira ako sa aking pangako ay lalong mabuti pa ang ako'y mawala sa mundong ito, upang bumagtas na ng kabilang buhay at doon hanapin ang kapalaran ng aking sarili.

"Matitiis kaya ako ng aking mga magulang sa kalagayang ito? Hindi kaya ninyo paiirugan ang inyong anak na makatupad sa tawag ng kayang puso, matapos makatupad sa kanyang pagaaral?

Umaasa akong tutugunin ninyoga agad ang aking liham inyong nagiging tugon ay hindi makapagpapabigat sa aking kalooban?

"Ang nagmamahal ninyong anak na naghahandog na mataos na yakap at matutunog na halik.

Pablito

Sang-ayon sa nakapagbalita sa atin ng bagay na ito, ang ina ni Pablito—ikay ganda ng kanyang

pangalan!—ay biglang napahandusay sa sahig, nguni't ang sanhí umano, nang usisain ng kanyang iniirog na asawa ay ang pagka-hilo ng bahagya. Ang katotohanan, sang-ayon sa balitang sumapit sa ating pang-dingig, kung bakit nahanbusay ang matandang babae ay ang pagdaramdam sa mahigpit na hiling ng anak: ang pagaasawa.

Naluhá ang ina, at kasabay ng luhang iya'y ang isang malalim na buntong-hiningang sinabayan ng ganitong mga pangungusap.

—Bihira sa mga anak ang nakakakilala ng utang na loob sa kanilang mga magulang! Hindi na nakakakilala ng utang na loob sa kanilang pagiging tao ay madalas pa ring hindi makakilala ng utang na loob sa pagaaruga at pagpapaaral sa kanila...!

Nabasa ng ama ang liham, at ito, pagkaraan ng isang matinding pangangagat ng labi, ay nakapagsalita naman ng ganito:

—Mabuti. pahintulutan natin siya, kung iyon ang kanyang hinihiling. Kung minsan ay sa pagaasawa ng isang lalaki nagmumula ang pagkilala ng kautangan sa kaniyang magulang. Nawa'y mapagtiisan din natin ang dagok ng pighati sa ating kapalaran...!

At ang payo ng ama ay natupad. Isang araw ng linggo, kinamakalawahan, matapos matanggap ng mga magulang ang sulat, ang dalawang matanda'y nakita na natin sa Maynila at nakikipanayam sa kanilang anak na tumutuloy sa isang bahay sa loob ng Maynila.

Kung minsan ay namamalagi silang hindi nakapagbibitiw ni katagang salita, pinamamanglawan ng mukha at inaaligiran ng luha sa mga mata.

Kung minsan ay mapatungo ang binata, magkaminsa'y mapabuntong-hininga at sa sarili'y nasasabi ang ganito:

—Nakikita ko na ang kasawian kong sasapitin. May katapusan din pala ang pagbubulaan..

Sa dako naman ng inang naghihinagpis ay marahang naririnig ang ganito, kasabay ng manaka-nakang patak ng luha...

—Minsa'y sumagi na nga sa aking gunita na ang iyong pagkakalayo sa aming piling ay mangangahulugan ng lubusan mo nang pagkakalayo...

At muling maghahari ang katahimikan na manakanakang ginagambala ng mga malalalim na hikbi. Ang ina'y nagpahid ng kanyang mga luha, ang anak ay tumungo at tila naghihinagpis, at ang ama naman ang binigyan ng pagkakataong maka-pangusap...

—Yari nang talaga sa loob mo ang mag-asawa?

Ang anak, gayong hindi naman nakalingon sa nagtatanong, ay mabanayad na tumugon ng ganito—

—Wala po akong dilang makatutugon sa inyong tanong, tatay.

—Bakit wala? Ang pagtatanong kung ito'y tungo sa aking lubusang pagpapasya. Kung yari na sa iyong kalooban ang mag-asawa, kami'y natatagalang tumulong sa iyo, upang minsan pan maipakilala naming hindi ka namin sinusuway...

—Itay...

—Ang nais ko sa inyo'y tugunin mo ako ng tapatan.

—Nais ko na nga po sana, kung hindi ninyo mamapaitin.

—Ngayo'y hindi pinaguusapan ang sa gandang amin. Wala tayong tatapusin sa paguusap na i o kung-di ang nauukol lamang sa iyong suliranin. Yayamang nagpahayag ka ng pagsang-ayon ay matatamo mo ang aming tulong.

—Dapwa't. . .

—At saka na ang mga pasubali. Ngayo'y tiyakin mo sa amin kung magkaano ang kinakailangan ninyong gugulin sa kasal. ¿Magkano?

—Aywan ko po.

—Makasasapat na ba ang limang daang piso?

—Marahil po.

—Kung gayo'y makakamtan mo haggang sa maka-lawa ang halagang iyan. Makipagkayari ka tungkol sa araw ng inyong pagkakasal, at sa makalawa, pagbalik namin dito'y ipabatid mo sa amin ang lahat.

—Pagkatapos po. . .?

—Saka na natin paguusapan. Kami'y hindi mga patay na loob. Kami'y dadalo pa rin sa inyong kasal, upang ihatid ka namin sa bagong baytang ng bahay na iyong patutunguhan. Pagkatapos nang inyong kasal ay saka ko sasabihin sa iyo at sa iyong magiging asawa ang aking binabalak.

—Baka po maka. . .

—Hindi. Ako'y isang amang hindi marunong gumanti ng masama sa anak. Huwag mong akalaing makasasama sa iyo ang aking panukalang ito. . .

—Salamat po kung gayon...

At noo'y naghiwalay na ang magmamagulang. Ang binata'y naiwang pinagdaramutan ng kaligayahan, at ang ina niya'y nanaog nang lumuluha, nguni't ang ama'y panatag ang loob, at may mga bagay na itinatanim sa isip.

Kinamakalawahan, sang-ayon sa balitang dumating din sa atin, ay nagbalik sa bahay ng binata ang kanyang mga magulang. Ibinalita ng binatang napagusapan nila ni Remy at ng ina nito, na ang kasalan ay gagawin sa simbahan ng Kiyapo at ang handaan ay sa Otel de France, upang mahandugan ng masayang salo-salo ang kanyang mga kaibigan. Ang araw ng kasalan ay ang ika 28 nga ng Nobiembre simula sa ika 8 ng gabi.

Muling itinanong ng ama ni Pablito kung sapat na ang limang daan upang gugulin sa kasalang yaon. Ang binata, bagaman may nasa pang humingi ay sinibulan ng kahihiyan, kung kaya napipi at ayaw magbukas ng bibig. Gayon pa ma'y nag-abot pa rin ng isang daan ang kanyang ama at ipinagbilin pa na kung sakaling yao'y kukulangin siya'y nahahanda pa ring magtakip ng mga kahihiyan ng kanyang anak.

Pagkaraan ng paguusapang yaon ayumalis na ang mga matanda at kahapon nga lamang ng hapon nagbalik, upang dumalo sa kasalang ngayon idaraos sa Kiyapo.

Iyan ang ating binatang ikakasal ngayon at maghahandog ng malaking salo-salo at sayawan sa Otel de France. Magara siyang asa mo'y isa sa ating mga matataas na kagawad ng pamahalaan, matigas ang kan-

yang katawang tila anak ng isang kilalang milyonario at pilontropong pilipino, gayong ang katotohanan---talikuran muna natin ang kaunting kahihiyan,---siya'y "hijo de familia" pa rin hangga ngayon, nabubuhay sa awa't kalinga ng kanyang ama at sa awa't tulong ng kaunti nitong salapi.

Ang dalaga naman, ang babaing may panauhin sa malaking handaang ito dahil sa paglipat sa "tahimik na pamumuhay" ng isang "magusot na Remy", ay madali rin nating makikilala. Nguni't hindi ngayon. Mamaya na sa Otel de France, pagsisimula ng sayawan. Doon natin pakimatyagan kung sino ang "maganda't kapintu-pintuhon si Remy, ang dalagang hanggang bukas ay tatawagin ng magandang maybahay ni Pablito"

Labinglimang minuto ang muling nakaraan at sinimulan na ang pananalangin ng pare, na patungkol sa kasalang yaon. Pagkatapos ng makailang pahapyaw-hapyaw na basa sa tagang aklat ay pinaluhod ang mga ikakasal at ang mga inaama at iniina.

Nagtanong ng makailan ang pare sa lalake, pagkatapos ay sa babae. At matapos gawin ang ibat't iba pang bagay ay ipinahayag na tapos na ang kasal.

Pagkatapos ng kasal, ang lahat ay nagsitungo sa otel de France na may ilang daang dipa lamang ang layo sa simbahan ng Kiyapo. Samantalang aug karamiha'y patungo na sa otel ay may mangilan-ngilan din naman nagantay sa paglakad ng mga ikinasal, upang maghandog ng maligayang bati sa "mga bagong katatapos sa paaralan ni Kupido."

Sa kaligayahang ito'y napupuna na ring pati ang

ina at ama ni Pablito'y dinadalawan ng bahagyang ngiti, sa mukha, hindi nagpapahalata ng dalamhating nakukuyom sa kanilang mga kalooban, at payapang nakikisalamuha sa ilang kaginoohan at kababaihang matanda na siyang kaalakbay ng ilang panauhing dalaga.

—Napaka gandang kasalan ito,—anang isang matandang babae.—Makapagmamalaki ako kung ako ang magulang ng mga ikinasal na iyan!

Nguni't ang magulang ni Pablito'y ngumiti lamang ng bahagya nang marinig an ganyang pangungusap.

Nagkataong sa pagtitipong yaon ng mga matanda, ay nagkausap ang mga ina ng dalawang ikinasal.

—Balae, kung inyong kukunin ang aking anak, pati ako'y inyo nang kunin, sapagka't nalulungkot akong magisa sa aming pamamahay.

—Maaari nga po bang kayo'y magiisa,—ang tugon naman ag ina ni Pablito.

At. . .

Ang lahat ay nasa pinaka mataas na patong na ng Otel de France. Ang tugtog na ng orkesta ang na mamayani at ang dalawang mahabang mesa ng mga pagkai'y inihahanda nang kasálukuyan, upang pagbigyan ang "nagbabangay" nang sikmura.

Sa tabi ng hagdanan, pook na malayo sa karamihan ng mga tao, ay kapuna-punang naguusap ang ilang makikisig na lalake. Nang pangahasan nating lapitan sila'y nakarinig na tayo ng mga katugunang nauukol sa tanong nating kung sino ang "magandang si Remy."

¿Ano ang kanilang pinaguusapan?

Mga lima silang lalake,—aywan kung may mga asawa na, o kung mga binata pa hangga ngayon,—at ang pinaguusapan ay ganito:

—Huling gabi na ito ng ating mga pakikiulayaw kay Remy,—anang isang naka-terno ng lanang puti,—kinakailangan pagpaalaman natin siya sa pamamag-itan ng isang "fox-trot"

—Huling gabi? Sa inyo lamang,—anang isa namang binatang maganda ang tabas ng mukha, nakaterno ng seda at nananabako,—sapagka't may isa pa kaming tipanang hindi natutupad.

—Kung iyan ang sasabihin mo,—anang naka terno naman ng telang "de hilo" ay nadadaig din kita; pagka't nangako sa akin si Remy noong linggo na bukas ng gabi'y patutungo kami sa "Lerma Cabaret".

—Kay gugusot ninyong mga lalake,--anang pang-apat sa kanila.--Alin mang usapang gaganapin sa hinaharap ay maaari na ninyong ipagpaumanhin sapagka't ang babaing inyong tinutukoy ay isa nang "ginang" pagdating ng bukas. Ano pa ang inyong hinahabol?

—Hindi. Hindi kami naghahabol. Napaguusapan lamang iyan, dahil sa pagaakala ng mga taong iyan na matatapos na ang lahat pagkaraan ng kasalang ito.-.anang pangalawang nagsalita.

—Gayon ngang talaga ang mangyayari,...anang pangatlo sa nagsalita kanina,—sapagka't makasasama pa ba si Remy sa atin, sa siya'y may tangi nang kakasamahin sa gabi't araw ng kanyang buhay?

—Totoo nga iyan, anang pangalawa, nguni't hindi rin naman, sapagka't ang bisyo ay bisyo at di na nagiiba...

---Ano angi big mong sabihin?---ang sabay na tanong ng mga kaharap.

---Maliwanag kung ang ibig kong sabihin,---anang tinatanong, na bagaman "mujer casada" na si Remy ay hindi pa rin siya makalilimot sa dating kaugalian..

---Alin iyang "dating kaugaliang" sinasabi mo?

---Alin pa kungdi ang magsama sa mga gaya natin sa mga pasyalan, at, at,...

---Huwag na, huwag mo nang ituloy at baka may makarinig.

---Di lalong mabuti...

---Hindi; makasasama nga iyan, huwag mo nang ituloy...

---Lalo ngang mabuti't mabubunyag sa lahat ang magandang kasaysayan ng "kapintu-pintuhong si Remy."

---Bakit naman?---ang tanong ng ilan sa nagsasalita.

---Mangyari'y inaakala ng ibang totoong malinis ang babaing iyan, gayong isa rin naman sa mga nagsandal sa bakod

---Hindi na nakatugon ang ibang kaharap sapagka't so daraan ang matandang ama ni Pablito.

At upang huwag mahalata ang ating may "mga makakating dilang" panauhin ay natanaw na lamang natin silang naglayo-layo at nagkanikanyang lapit sa kanikanilang kasamang dalaga, sabay ng pagaanyayang magsayaw nang makarinig ng isang magandang tugtugin ng orkesta.

Ang matandang lalaki'y lumapit sa mga bagong kasal at inanyayahan ang mga itong masok sa isang tahimik na silid.

Nilisan ng tatlo ang maliwanag at maaliwalas na bulwagang napapalamutihan ng magagandang bulaklak at ng mga parol ng hapon. Tuloy-tuloy sila sa isang silid at doo'y magkaumpok na naguusap.

—May mga bagay akong ibig na ipabatid sa inyo ngayon,—anang matandang lalake.—Pairugan ninyo ako sa aking ilang katanungan?

—Opo! ang magkasabay na tugon ng dalawa.

—Mauulit ba ninyong sabihin sa akin kung talagang kayo'y nagiibigan ng tapat?

—Opo! anang dalawa.

—Kung gayo'y mabuti. Dapwa't, nababatid mo ba Remy na ang iyong asawang ito'y nagaaral pa at wala pang hanap-buhay?

—Opo.

—Ano ang isinasaloob ninyo ngayon, upang maging palatuntunan sa hinaharap?

Hindi nakatugon agad ang dalawang bagong kasal. Ang matandang lalaki'y nagalinlangan din naman at nagakalang baka napakabiga't na totoo ang kanyang nagawang pagtatanong. Pagkatapos ng may ilang saglit na hindi ipinagsasagutan ng tatlong naguusap, ang matanda ang muling nagbukas ng salitaan.

—Alam ba ninyo, ako'y naghahandang talaga ng isang maligayang bukas para sa aking mga anak. Batid mo Pablitong pinaggugugulan kita ng salapi upang matuto ka lamang at nang kung ikaw ay marunong na ay mapakinabangan mo rin ang iyong karunungan. Sinayang mo, hindi mo nilingon ang mabuting pagkakataong inihandog ko sa iyo; winalan mo ng kabuluhan ang aking mga payo,

sinuway mo ang tagubilin sa iyo ng iyong ina, nag-asawa ka agad gayong hindi mo muna inalam kung pagkatapos ng iyong pagaasawa'y may maasahan kang hanap—buhay na maaaring mapagkunan mo ng magugugol sa mga araw na lumalakad. Ngayong may asawa ka na, sa ngalan ng mabuting ama at mabuting magulang, ay ipinagtatapat ko sa iyong naputol na ang aking mga magagawang pagtulong. Makapamumuhay ka nang bukod sa amin, bukod na bukod at walang maaaring makapagsama pang muli kungdi ang isang mabigat na karamdaman. , , ,

Ilang sandaling huminto ang matanda, nguni't muling nagpatuloy matapos na makapagpahid ng tumutulong pawis sa dalawang panig ng mukha.

—Sa inyo kong dalawa ipinahayag iyan, Remy, sa pook na itong tago at lihim sa madla, upang mula sa gabing ito'y inyong pakanuynuying mabuti. Sa kapanahunan namin ay walang ikinakasal na natatawa. Ang mga ikinakasal noon ay nagluluksa at dinadaluyan ng mapapait na luha sa mga mata, dahil sa pagpapahim kas sa mga araw ng layaw at kaligayahan; lalagay na sa buhay na panatag, lalayo sa mga tukso at sa mga anyaya ng kamunduhan, upang sa hinaharap ay maging mga mabubuting ama at ina. Nagsumpaan kayo sa harap ng dambana ng Dios, pagpalain nawa kayo, at hinihiling ko sa inyo ang pagsasama ng tahimik sa lilim ng isang panatag na bubong.

Nakatungo't hindi makapagsalita ang dalawang ikinasal. Ang pangyayaring to'y sínamantala ng matandang lalake, upang ipahayag ang kanyang mga panghuli nang salita.

—Ikaw Remy, ay dapat nang tumahimik. Sinapit ako ng balitang isa ka sa mga kadalagahan ng Maynilang sabik sa mga layaw ng kamunduhan, lagi sa mga sayawan, kahalubilo ng iba't ibang binata at kung ano't ano pa. Ako'y hindi masamang ama, upang ang gawa mong iyan ay aking sumpain. Ipinamamamata ko sa inyo ang inyong mga kamalian, upang pagdating ng bukas ay makayari kayong agad ng malinis na palatuntunang nararapat ninyong sundin habang nagsasama. Ang kasalanan ay nahuhugasan, kaya ang naging kasalanan ninyo sa nakaraan ay kinakailangan ninyong pagsisihan at paglingkurang mabuti, upang maging mabubuting magulang sa haharapin . . .

At humintong sandali ang matanda.

—Tayo na kayo sa labas at muli kayong makihalubilo sa inyong mga panauhin. .

—Nguni't tatay,—ani Pablito.

—Hindi ako tumatanggap ng mga hinaing Nagawa ko na ang sa ganang inyo ang sa ganang akin naman ang aking gagauin . . .

At lumabas ang matanda, iniwan ang dalawang hindi pa rin umiimik.

Makailang sandali pa'y narinig ang ganitong paguusapan sa loob ng silid.

—Kay laking pagkakasala ang aking nagawa sa aking ama,—ani Pablito.

—Ako man sa aking ina, sapagka't maraming pagkakataong siya'y aking pinaglalangan.

—Maaari bang maipagtapat mo na sa akin ngayon ang mga nagawa mong kamalian nang ikaw ay dalaga pa?—ang tanong ni Pablito sa kanyang asawa.

Ang babai'y hindi makatugon; nguni't hindi naman maaaring tumanggi.

---Saka na, ang kanya na lamang nabigkas, kung panatag na ang kalooban ng bawat isa sa atin.

---Oo nga; kung limot ko na ang mga dalamhati't pagsisisi sa mga nagawa kong pagkukulang sa aking mga magulang.

---At kung ikaw ay may mabuti nang pinapasukan at may supling na tayong anak..

Oo nga, upang maging pangalis ng dalamhati ng kanilng mga pinagkakautangan ng buhay.

Noon lamang lumabas ang dalawa, upang muling makísalamuha sa maraming panauhin.

Nguni't sino-sino ang mga may kahili-hiling gandang kadalagahan na nagpapaningning sa kasalang ito?. Sa pagsasayaw ay iisa lamang ang tunay na kilalang-kilala natin--iya'y si Tsinang kasama si Ernani, na madalas ay umiikot sa gitna at nagpapakita ng mga magagandang sayaw nilang pinagaralan sa loob ng kabaret.

Gunitain nating mabuti ang nangakalipas at isa-isa nating hanapin sa kaban ng diwa ang kabuhayan ng karamihan sa mga babaing naririto ngayon. Siya nga, ganyan ang ating gawin....

## XVI.

Ang ganda ng mukha ay di siyang masasabing tunay na kagandahan ng mga dalaga, lalo pang gandang kinakailangang taglayin ng isang babae, ang kagandahang lalong nagpapadakila sa pangalan ng isang dalaga: ang kahinhinan.

Sa lipunpon ng sayawang ito na hangga ngayo'y hindi pa natín natatapos kunan ng mahahalagang tala, ang mga mukha ng kababaiha'y tila mga bituin sa langit na nagsasabog ng kaliwanagan sa lupa. Ngunit ang mga bituin man, sa tuwirang sabi, kadalasa'y kinasusuyaan ding panoorin; nawawalan ng dilag kung laging pinagbabantaang sakamalin ng ulap. Nais naming ang ating kadalagaha'y matulad sa mga tinatawag na tala, ang maliliwanag at mayayabang na bituing sumusuğaw sa langit upang pakita sa libolibong mata nğ tao; ang kagandahan at kaliwanagan niyan ang tunay na kagandahan, sapagka't hindi napaglalaho ng walang kabuluhang panganorin.

Tinutukoy natin ngayon ang kagandahan ng mga babae ¿Ilan sa kadalagahang nalilimpi dito ngayon ang nagaangkin ng tunay na kagandahan—ng puri?

Kung marunong tayong gumunita sa mga nagdaang araw, nang tayo'y mapadalong minsan sa isang piknik na idinaos sa Lerma Cabaret; kung mapadadalaw pa nating muli sa ating mga isipan ang buong nangyari sa isang eskursiong idinaos sa Kalamba, nang ang tinatawag na kapisanang "Maligaya" ay maganyaya sa atin; at kung nasa sa dilidili pa rin natin ang magagandang sandali, sa mga piging, sayawan at iba pang kasayahang idinaos sa iba't ibang pook nitong Maynila, ay sasagi rin sa ating isipan na ang karamihan sa mga kadalagahang narito ngayon, huwag nang sabihing lahat, ay nangakatagpo na natin, naging kapalagayang loob ng ating mga kaibigan, at naging kapalautangang-galak ng iba pa nating maginoong kung wala man dito nga-

yo'y mangyayaring nagsisipagantay naman sa tabi-tabi lamang, upang pagdating ng mabuting pagkakatao'y muli na namang magkatagpo-tagpo at magkausap-usap at magkasama-sama...

Papanariwain nga natin ang mga nagdaan, at sa magagandang larawan ng mga pangyayari'y hanapin natin ang magagandang mukha ng mga dalagang naririto. Nakagunita na ba kayo, nakaalaala na ng isa, dalawa, ng tatlo?

¡Mabuting pagkakataon! Salamat at tayo'y matatandain, at kung hindi'y nalimutan sana natin pati ang dalagang yaon dilawang, dilawan, may nakapaikot pang ilang buhok sa dalawang panig ng noo, kaukausap ng isang binatang patpatin ang katawan. Nakikilala natin siya. Isa siya sa mga tinatawag na "ex-bairlaina", at kung baga sa naghahawak ng tungkulin sa pamahalaan, siya'y isa na sa hanay ng mga 'nakatupad ng mahalagang tungkulin."

Isa-isahin nating isalaysay dito ang kanilang kabuhayan, upang maipakilala natin sa ating mga kaibigan kung sinosino ang mga "tanging panauhing" dumalo sa "makaharing kasalan" ng isang tila honorableng tila pilontropong binata ng ating kapisanan. . . .

Nguni't...

¿Mahuhulaan nga kaya sa bihis ang kabuhayan ng isang tao? Marahil nga; nguni't hindi, talagang hindi. Sapagka't kung sa kasuutan tayo nananangan sa gagawin nating pagbasa sa kabuhayan ng bawat isang babaing natitipon ngayon sa kasalang ito ay maaaring magkamali tayo ng palagay na "ang lahat ng panauhin di-

to ay kabilang sa mga angkan ng mayayaman at matatalino." Nguni't ¿ganito nga kaya ang siyang dapat nating paniwalaan? Kami'y hindi makaaamin sa ganyan. Naniniwala kaming kapulong-pulong din natin ngayon dito ang mga dalaga't binatang nasasaklaw ng ganitong pangungusap sa Pasion ni Jesus: "Malinins sa tingin lamang, nguni't ang budhi'y sadyang mahalay..."

Sapagka't naririto ang mga sakit na pinangdidirihan ng ating kapisanan—ang kadalagahang nababalot ng utang, mabihisan lamang ang kanilang katawan ng mga mahal at magagarang damit; at ang kabinataang kung hindi man nagkakamaling magnakaw ay matututo namang manuba sa mga sastreng pinagkakautangan nila ng magagarang bibihisin...

Ang limang dalagang yaon, sunod-sunod sa hanay ng upuan nagkakakilala't halos nagkakaisa ng kulay ng mga damit, ay kilala nating "sa dampang kauri ng kay Juang Magdaragat nagsikita ng unang liwanag." Mga dukha silang katulad din natin, at katulad din ng maraming kasama nila sa lipunang ito. Ang kanilang mga magulang, sa pagnanasang masunod ang kanilang layaw ay nagpapakamatay sa paggawa upang sila'y maibili ng magagandang damit, at kadalasan, kung hindi rin mapagkasya ang halagang kinikita ay napipilitang mangutang o kumuha kaya ng mga damit na binabayaran ng unti unti.

Dalawa sa kanila'y nagsisipag-aral pa sa intermedia, at ang tatlo'y naghahanapbuhay naman, aywan lamang natin kung ano ang pinapasukan

Inaalaala naming'baka kami'y nakasugat sa pagsasalita ng ganito. Dapwa't higit sa lahat, ang una naming hinihingi'y pagpapaumanhin sa aming mga kaibigan. Hindi namin mapigilan ang magsalita ng buong katotohanan, maging ang katotohanang ito'y sa sarili rin namin makasusugat. Ang tuntunin namin sa pagsulat ng mga talatang ito ay ang tuntuning sinubaybay ng ama ng "Felibusterismo" at "Noli Me Tangere" nang yao'y kanyang sulatin: ang maglahad ng mga katotohanan, ng mga katotohanan lamang at wala nang iba.

At ngayo'y maaari na kaming magpatuloy. Ang dalawang binanggit nating nagaaral, magkatabi sa dalawang upuang nasa gawing kaliwa ng tatlo pa; nakasaya't baro ng muran gbughaw, sapatos na puti't medyas na sedang bughaw; may mga palawit na hikaw sa dalawang tainga; may mga singsing sa magkabilang kamay, magaganda't napauumbukan ng mga batong brilyante, ay kilala sa nga tawag na Ines at Anday. Mga anak sila ni Mang Piriong magsasabong, kilala ng buong nayon ng BalikBalik, sa Sampalok.

Wiwikain ninyong sila'y nagmula sa isang tahanang magara't maliwanag. May mga utusang kumatulong sa kanila ng pagbibihis, may malaking "credito" sa malalaking parmasia sa Maynila, upang mapagkunan sa madalian ng mga pabango, losion o dili kaya'y pulbos ng kanilang ipinamahid sa mukha; dapwa't ang katotohanan, ang nakalulungkot na katotohanan, ay ang nabatid ng isa sa atin na ang pulbos nila'y pinanghingi lamang sa kapitbahay ding dalaga, ang pabango'y hiningi lamang kay Andoy na sakristan at ito naman marahil ay sa pari sa

simbahan sa Sampalok humingi, kung kaya nang mapadaan sa tabi natin si Ines ay nahalata nating agad ang walang pinagibhang halimuyak ng pabango nito sa pabango ng matabang pare sa Sampalok. Aywan natin kung saan naman nanggaling ang kanyang ginamit na losion, kung tunay na losion nga ang naaamoy natin sa kanyang mga balikat.

Talagang mawiwika nga ninyong sila'y nagmula sa lalong palabihis na angkang mayaman sa Maynila: nguni't ang katotohanan, ulitin natin ang katagang ito, ang nakalulungkot na katotohanan,—ay isang Piriong magsasabong at isang Setang pangginggera ang kanilang pinagmulang magulang. Sa isang maliit na bahay na pawid, tahanang siyang karaniwang tinutulugan ng karamihan sa atin, doon sila kumita ng unang liwanag at siyang tinutuluyan nila hangga ngayon. Bibihirang makatikim ng masaganang pagkain. Nguni't maindayog na totoo kung magsipangusap at tila isa nang katotohanang sila'y may mga kaya rin.

At palapintasin pa. Totoo nga namang "kung sino pa ang wala ay siya pang matabil ang dila." Pakinggan ninyo, pakinggan ninyo at kuruin ang kahulugan ng mga salitaan ng magkapatid na iyan. Hayan, may itinuturo silang isang babaing nakatayo't nakikipagusap sa isang lalaki sa gawing bintana.

—¿Iyan ba?—anang nagngangalang Ines—¿Iyan ba ang sinasabi mong mahusay tumugtog ng piano Tsee! Kung ganyan naman ang kanyang pagmumukha'y babuti pa akong di palak sa kanya. . .

—Siyang nga ¿ano?—ang tugon naman ng isa pa na siyang nagturo sa pinaguusapang binibini--kung tayo ba ang

pinagkalooban ng katalinuhang inaangkin niyan sa pagtitipa sa piano, di tayo'y lalong pinagtiklupan ng tuhod ng isang daigdig ng mga mangliligaw ¿hindi ba?

—At ang ayos lamang, ¿tingnan mo nga kung iyan ay sasabihing pianistang "de primera clase"? ¡Asa mo'y isang europeang napadpad lamang dito ng alon, gano, hindi ba?

—Totoo nga, sapagka't hangga ngayo'y hindi pa marunong magbihis...

Salamat sa isang matandang kalapit nila sa upuan, na nakapagsalita naman ng ganito, kung hindi'y hindi sana naputol sa pagpapahangin ang dalawang magkapatid. Anang matanda naman sa kanila—

—Iyan, iyan ang dapat ninyo pamarisan. Laging nakagayak ng karaniwan lamang kahit dumadalo sa isang handaang tulad nito; sapagka't ang mga taong tulad niyan ang nakakakilala na hindi sa bihis hinuhulaan kung ano angi sang tao kundi sa kanyang pakikisama sa kapwa Ang magandang kalooban ng isang tao'y lalong makabuluhan kay sa kagandahan ng kanyang kasuutan. . .

Tungkol namán sa tatlong kalapit nila sa upuan ay wala tayong ibang masasabi kundi ito: Na sila'y mapangmata't mapamintas din, gayong sila'y mga wala rin namang itutustos sa pangangailangan ng kanilang sarili. Noong araw, ang pagkakakilala natin sa kanila'y mga "malilinis at banal" na babae nguni't ngayon ay tayo na rin ang bumabawi sa palagay na iyan at nagpapalit ng ganito namang palagay: na sila'y mga babaing nabuyong magtinda ng puri mapairugan lamang ang hilig ng kalooban na makapagsuot ng magagarang damit at ma-

kadalo sa mga sayawan. Mga buhay pa sila at magkakasala tayo sa paninirang puri kung panganhasan nating ilahad ngayon dito ang kanilang mga pangalan. Sapat nang sabihin nating sila'y malaon ding naging hantungan ng mga paghanga ng mga binata sa Loob ng Maynila, nguni't ngayo'y wala na sa dating tinutuluyan at sa isang tagong pook sa labas ng siudad nagsisipamahinga. Sa loob ng ilang buwang nagdaan mula nang sila'y ating mangakakilala ay makailan nang pagbabago ng kabuhayan ang sa kanila'y ating namalas. Sa una'y kinilala natin sila sa kabaitan at kabutihang asal, pagka't palangiti at laging palagay ang loob sa pakikisama; nguni't nagdaan lamang ang isang buwang mahigit ay naino nating ang tatlong ito, palibhasa'y magkakasamahan sa bahay ay nahilig naman sa pagsasayaw ang kalooban. Mula noo'y nagkaroon ng mabubuting pagkakataon ang mga binatang nagtutungo sa kanila, sa paganyaya sa kanila sa mga sayawang idinadaos sa iba't ibang pook nitong siudad ng Maynila. At sabihin pa, sa sayawan ay nakatagpo naman sila ng mga bago't bagong kakilala—ng mga binata, may-asawa, balo at iba pa.

Nang ilang linggo pa lamang ang nakararaan mula nang mahumaling ang kanilang kalooban sa pagsasayaw, ang ating mga dalaga'y wala namang pinakananais kundi ang magkaroon ng magagandang kasuutan. Nahihiya silang dumalo sa kasayahan ng pangit ang mga bihis, kung kaya napilit na papangutangin ng mga damit ang kanilang iisang matandang lalaking nagtutustos sa pangangailangan. Sa kakaganito'y lalong lumala ang sakit ng ating mga minamahal na dalaga. Naghanap ng naghanap hang-

gang sa magsihiling na sa mga binatang nagsisipagsadiya sa kanilang pamamahay ng iba't ibang kagayakan ng dalaga. May hinihingan ng singsing, may sa sapatos, at may sa medyas hanggang sa makapagimpok ang tatlong ito ng mga kasuutang walang sukat masabing pinanggalingan.

Tanungin natin ang isa sa kanilá kung saan binili ang gayong damit at tutugunin tayong yao'y regalo lamang ng isang kakilala. Tanungin naman natin ang isa pa o ang nakatatanda sa lahat kung magkaano niya binayaran ang singsing na suotsuot at ito'y sasagot naman na yao,'y "dias" sa kanya ng isang namimintuho At ganyan din ang itutugon ng isa pa, kung tatanungin naman natin kung saan nanggaling ang kanyang bagong sapatos.

At sa kagaganyan, ang naging wakas ay ang mapataya sa kahiyahiyang katayuan ang kanikanilang puri: ang mga lalaking naggugol sa kanila ng daandaang piso'y humingi ng kapalit at ang mga dalaga nama'y hindi makapahindi sa bawat hilingin ng mga naggugugol sa kanilang pangagalingan, hanggang sa patuluyan nang mapariwara ang kanilang kinikimkim na kapurihan.

Bukod sa limang iyang nakilala na natin kung sino-sino ay marami pa tayong maaaring ipakilala sa ngayon. Dapwa't sa ating pagka-pilipino ay isa na ring kalabisan ang magpakilala ng hihigit diyan upang palitawin lamang na ang karamihan sa mga tinatawag nating mga "hiyas at puri ng ating Bayan" ay pulos palang nakabalat-kayo lamang at ang karamihan—huwag nawang pagkamalang ating nilalahat—ay nagayakan lamang sa pilit,

salamat sa tulong ng mga regalo at ng mga panghihiram at pagsasangla ng sariling kapurihan...

Maaari tayong sumang-ayon sa sinabi ni Ernani nang bago pa lamang silang aalis sa tahanan ni Tsina sa Manggahan, sa Serbantes. Maari nga tayong sumang-ayon sa palagay ni Ernani na "hindi gasiñong kasalanan ang gumawa ng pagkakasalang lantad sa mata ng tao, di gaya ng pagkakasalang lihim sa tao'y bantad naman sa mata ng Dios." Sapagka't sa ating bayan, sa bayan ng mga Sampagita ay hindi na mabibilang ngayon ang gumagawa ng pagkakasalang inalilihim sa tao't ibinubunyag sa mata ng Maykapal.

Ang ganyang sakitay isang sakit na siyang dagling pumapatay sa kapisanan ng mga tao. Pangilagan natin iyan.

Nguni't tayo'y napalawig ng pagsasalita. Hindi natin napunang ang hapunan pala'y natapos na at wala nang nalalabi ngayon kungdi ang ilang sandaling ipagsasayaw. Hindi na natin napuna kung gaano karami ang kinain ng ating sinusundan-sundang mga panauhing sina Tsina at Ernani at hindi na rin natin namalayan kung anong oras nang magsialis ang magasawang matandang magulang ng lalaking ikinasal. Nakapagtaanan na rin naman sa ating paningin kung sino ang mga dalagang nagsipagalisan na, pagkaraan ng ilang minutong lumampas sa ganap na ika 11 ng gabi at kung sino ang mga bagong panhik sa otel, na siya na lamang naging sanhi ng

bulungbulungan ng ating mga natitira pang panauhin.

Maya-maya'y narinig nating nagsasalita ang ating panauhing si Tsina ng ganito:

—Ernani, sundan natin, halika, sundan natin.

—Baka tayo mahalata?

—Hindi, halika sundan natin. .

Nguni't sino ang kanilang ibig sundan? Mga makabuluhan kayang panauhin sa kasalang ito? Sina Amor kaya, o sina Paro-paro? Sino-sino ang kanilang susundan?

Nawala nang bigla sa lipunan ng mga nagsasayaw sina Tsina; napasakmal sa makapal na dilim sa pasilyo ng otel de France at nagpatuloy sa pagsunod sa kanilang nakitang nakalagos sa bulwagang ito nang hindi man lamang natin nangakilala.

---¿Sino ang kanilang sinusubukan?--ang tanong ng isang babaing nakapuna sa panunubok nina Tsina

---Aywan, hindi ko rin nalalaman--ang tugon ng binatang kapareha.

At ang dalawa'y muling pumalaot sa karamihang nagsasayaw sa tugtog na isang bagong "one step."

## XVII.

Nagdaan sa atin ang isang masayang kasalan, at, maala-ala pala namin, ¿alam ba ninyo kung ano ang "nunong" sinubukan nina Tsina sa otel?

¡Naku! matatawa kayo, opo, matatawa kayo sa kasalbahihang yaon...!

Minamana ba naman ninyong isa palang amerikanong itim na kasama ng isang magandang bulaklak sa kabaret ang "nakatawag" sa kalooban ng ating mga mahal na panauhin...! Hindi ba malaking kasalbahihan iyan —isang binibining pinagpupugayan ng mga tanyag na kaginoohan ratin, mga estudiante't mga "profesionales", pinaggugugulan ng salapi at ng puyat ay nakitang kasama-sama ng isang amerikanong itim?

¡Susss! ang mga tao nga naman...! Ang bagay na iyan ay di na pinagmuni-muni, hindi man pinagukulan ng kaunting pagdidili-dili...Mana ba naman ninyo iyan: ang pinagpupuyatan nila gabi-gabi, pinagtatapunan ng salapi at kung magkaminsan pa'y nagiging sanhi ng pagkakagalit, ay sa isang amerikanong itim lamang sumama. Hindi na pinanghinayangan ang malaking kaligayahang idinudulot sa kanya ng mga "kaginoohan" natin-ay hindi pa rin pinahalagahan ang pangalan ng kanyang sarili... Sayang nga, oo, sayang ng ganyang mga babae! Nguni't lalo din naman sayang ang mga pagod, salapi at puyat ng mga "kaginoohan" nating nagpapakaulol sa kanila, ¿hindi kaya?

Nguni't, ¿dapat nga kaya nating panghinayangan ang mga salapi, pagod at puyat na ginugugol ng mga taong iyan?

¿Salapi? Nabigla tayo sa pagsasabi agad na ang nagtutungo sa Palasio ng Diablo ay pulos na gumugugol ng salapi. Hindi; tayo'y namamali. Sapagka't ang totoo, sa kanila'y may mga gumugugol at may mga pinaggugugulan din naman. Hindi lahat sila'y nagtatapon ng salapi. May mga inaakyatan din namang, tulad ng pag-

akyat ng salapi sa kamay ng ating mga magagandang mananayaw...

¿May magpapabulaan sa aming sinasabi, na may mga lalaki din namang kung kaya nagbubumabad sa mga kabaret ay sapagka't may mga mananayaw silang inaantay na magabot ng salapi?

Huwag nawang magtangkang tumutol ang sinoman sa katotohanang inilalahad namin, sapagka't bukod sa ang bagay na iya'y naipahiwatig na sa amin ng maraming "bantay-salon" ay nakakakilala din naman kami at maituturo namin ang mga lalaking umaasa na lamang sa pagod at awa ng ilang babaing napalulong sa pagsasayaw...

Dadaliriin namin dito ngayon kung bakit may mga taong nakapagtitiis sa ganyang pamumuhay...

Isang gabi...

Ang maliwanag na kabaret sa pagbaba ng tulay ng Balsa, sa San Juan ay namuno-muno sa dami ng panauhing dumalo. Ang sayawan ay sa kapakinabangan ng isang mananayaw na naggangalang Natalia at kaapelyido ng isang mataas na pinuno ng pamahalan. ¡ay-wan kung magkamag-anak ang dalawang ito! Ang sayawan ay totoong magulo, kung kaya ang mga maseselang na panauhin nati'y nagtuloy na sa itaas at doon nagsama ng mga mananayaw na makakapareha.

¿Makikilala ninyo kung sinosino sa pulutong ng mga lalaking nangaroon ang mga nagbubuhay-dapo sa piling ng ating mga mananayaw?

Sinabi na ni Ernaning hindi sa kasuutan dapat hulaan ang kabuhayan ng isang tao. Ang damit

ay isang magandang panglinlang ng mga hampas lupa't nagbubuhay-dapo. Sa pamamagitan ng damit ay naitatago ng mga makasalanan ang batik na itim sa kanilang katawan. Sa maliwanag na sabi, iyan ang kasangkapang matibay ng balana upang makagawa ng panglilinlang at panguulol sa kapwa...

At, ¿hindi pa ba sapat na katibayan ang sabihin ditong kung sino pa ang nagdaramit parti ay siyang gumagawa ng mabibigat na kasalanan?

Sa pulutong na yaon nang mga lalaki-sa-salon ay makapagtuturo tayo ng mahigit sa isang dosenang nangabubuhay sa awa at tulong ng mga mananayaw.

Ang tatlong lalaking yaong nakatayo sa tabi ng takilyero, o tagapagbili ng tiket, ang isa'y mestisuhing tulad ng karamihang nagtitiis sa buhay na kanyang tinatahak, ay para--parang nangagbubuhay-dapo sa piling ng ilang bulaklak natin sa kabaret. Dati--dati'y nagsisipaghanap--buhay sila, nagpapatulo ng sariling pawis at kumakain sa sariling gugol, nguni't ngayon, ¡naiyan sila! matapos magbumabad sa mga kabaret, mangibig at gumugol ay nagkaroon ng mabuting wakas: nakapangasawa ng baylarina at ngayo'y parang mga mayayamang matulog at kumain na lamang ang ginaga- wa sa araw-araw.

Nguni't kakaiba silang mayayaman--marami sila at hindi na kailangang tiyakin pa rito ang kahustuhang bilang--sapagka't gayong hindi nga nagsisipaghanap-buhay ay sila naman ngayon ang nanunupad ng mga gawain ng babae sa bahay--nagsasaing, naglilinis ng bahay at kung minsan ay nagla-

laba ng damit, para sa mga taong iya'y masasabi nating nabaligtad na ang lakad ng mundo: ang mga lalake ang sa bahay at babae ang sa paghahanap--buhay...

Nguni't dapat ngang magkaganyan ang daan daan, kungdi man ang libolibong binata dito sa Maynila; sapagka't sa kakaunting kinikita sa isang buwan ay napakarami ang pinapangarap. ¿Mabuti kung sa mga pinapangarap na yaon sa buhay ay napapabilang ang paglilingkod sa magulang; kadalasan pa nga'y hindi nagugunita ang kanilang tungkulin sa kanilang mga pinanggalingan!...

Hindi na kailangang banggitin pa rito ang kanilang pamumustura—ang pangungutang ng mga mahal na damit na hindi kayang bayaran ng kanilang kikitain sa anim na buwan, sapagka't ito'y karaniwan nang mabanggit. Nguni't ang nababago sa ating kaalaman, nguni't siya namang palasak ngayon sa ating kabinataan, ay ang pagkakagumon nila sa paghitit ng mga mahal na hititing tabako't sigarilyo, at sa paginom ng nagmamahalang alak, bukod pa ang nakasasawang pamamasyal sa auto sa loob ng ilang oras sa gabi. Maisasama din dito ngayon ang kanilang kasabikan sa pangingibig, na wari'y isang taga lalawigang nagmamadali ng paglakad, sapagka't nagaalaalang mahuli sa tren. Ganyan sila, ang karamihan sa kanila; limot ang mahalagang tungkulin sa kanilang kahabaghabag na magulang at kapatid, gumon sa mga bisyo't layaw ng buhay, kulang ng salaping magugugol sa pagpapasasa sa aliw, ngani't walang sapat na talinong magagamit kung sakaling sumasapit sa isang malaking kagipitan. Dahil diyan, madalas,

ang nangyayari sa kanila'y natututong sumira ng salapi sa pinapasukan upang maipangtakip sa malaking kahihiyang nagawa sa kawalang tuus maggasta, sa kawalan ng sawa sa pagpapakagumon sa mga bisyo at kamunduhan. Ang karamihan sa kanila'y nangahuli na't naparusahan ng hukuman, upang pagsisihan sa Bilibid ang nangagawang pagkakamali.

Sa ganganitong pagkakataon ay malimit na sumurot sa aming isipan yaong kasabihan ng nasirang naning Ponce, na hindi lamang salapi ang tinitipid, kungdi ang kaligayahan man.

¿Ano nga nama't uubusin na ng isang tao sa loob lamang ng maghapon ang kaligayahang ipinagkaloob sa kanya ng maykapal para sa habang buhay? ¿Wala na bang bukas, ng makalawa at ng isang linggo pang darating upang paggugulan ng nalalabing kaligayahan? Kung minsan, tayo na rin ang nakapupuna na kung pulus na karne, o isda ang ating kinakain sa loob ng isang linggo, ay inaabot tayo ng̃ pagkasuya at pananabang kumain. Gayon din naman, madalas ay inaabot tayo ng pagkayamot kung ang lahat ng araw ay iyuukol natin sa pagbibihis ng mainam; nais din nating dumating ang gabi upang ang mga magagandang damit ay mahubad sa ating katawan at nang makapamahinga sa hihigan...

Ganyan nga ang nararapat gawin ng mga taong nagaangkin ng maliwanag na isipan at di napasusuko sa mg̃a udyok ng kamunduhan. Ang pagibig ay isa ring karunungang hindi dapat gamitin nang hindi muna nababatid ng gagamit kung ano ang magiging luwasa't hulo ng paggagamitan. Ang salapi ay lalo na" Kung ang isang

tao'y hindi marunong gumamit ng katalinuhan sa pagibig, kadalasa'y napapalungi ang kanyang palad at kabuhayan. Ganyan din ang isang mayaman, kung hindi marunong gumugul ng kanyng salapi sa malao't madali'y nahuhubaran at nagiging isang pulubing nanghihingi ng limos sa daan.

At ¡salamat kung iisa, o dadalawa lamang ang magkakaganyan! Iya.y hindi lubhang makasasama sa kapisanan Nguni't kung sampusampu na, kung daan-daan o libolibo na kaya, gaya nang siyang nasasaksihan sa ngayon, sa iaba na ng ating kapalaran sa hinaharap! pagka't malilipat sa kamay ng mga mapagwaldas ang kapalaran ng magsisisunod sa atin at ang mga mapagwaldas kaikailan. ma'y hindi nararapat pagkatiwalaan ng susi ng mga ka palarang darating...

Batid na natin kung ilang mababait at may matitibay na kaloobang lalaki ang nangagkakasala sa pagsira ng salapi dahil sa pagpapakagumon sa mga bisyo. Ang ilan sa kanila, kung makaligtas sa mga anyaya ng kaligayahan, ay hindi naman sasalat at walang pagsalang mahuhulog sa yungib ng bisyong sugal. ¿Kahabag-habag ng mga nagkakaganyan, nguni't sa kabilang dako'y nakabubuti naman, sapagka't pinagkakalooban ng mabuting halimbawa't pagkakataon ang mga susumunod sa kanila..!

At ang pinaguusapan nating mga lalaki sa tabi ng takilyero'y ganyan ang sinapit na kabuhayan. Nang una'y iginagalang sa pinapasukan, nguni't ngayo'y hamak na mga "butler" na lamang ng mga mananayaw na bumihag ng kanilan puso.

At ang mga lalaking nagtataglay ng matigas na kalooban, kahihiyan at pagmamalasakit sa sariling ka-

rangalan ay hindi makatitiis sa ganyang kabuhayan. Kung tayo sila, ¿papayagan ba nating makita na ang ating mga kasuno sa bahay ay hindi pagpitaganan ng ibang kabaro natin, hila dito ng isa't haltak naman doon ng isa pa? At, ¿papayagan nga kaya nating makita na kung magkaminsan'y nakaupo na sa kandungan ng ibang lalaki ang ating iniibig na baylarina, nakikipaghalakhakang mabnti't nakikipagtunggaan ng alak?

May ilang nagbubuhay-dapong tumulad sa atin. Nagpatigas ng kalooban at tinangkang pangaralan ang kanyang mananayaw. Nguni't lalong malaking kahihiyan ang sinapit ng ating kakilalang ito.

Narinig na lamang nating naglalaitan ang dalawa sa kanilang pamamahay, nagpapalabasan ng kanikanilang "galing" hanggang sa magkasakitan na tuloy. Salamat lamang at may mga kapitbahay na marunong umawat, kungdi disi'y nauwi sa kalunuslunos na sakuna ang pangyayaring iyon.

Ang pinagmulan ng kagalitang iya'y tulad din ng karaniwang nangyayari sa kanila. Nakita ng lalaking ang kanyang kinakasing bulaklak ay kasayaw ng isang kilalang mayaman sa itaas ng kabaret. Pagkatapos ng sayaw, ang dalawa'y tumungga ng "champan". Ang babai'y niyaya ng lalaki sa kanyang tabi at muling tumungga ng alak. Sa pagtungga ng alak ay isinisingit ang manakanakang usapan na sinasabayan ng tawanan. Sa di kinusukusa'y natangnan ng lalaki ang baywang ng babae, nguni't ito'y hindi kumibo. Sinamantala ng lalaki ang pagkakataon upang ang kanyang kapereha'y umupo sa kanyang kandungan: ito'y natupad din. At nang tug-

tugin ang isang magandang "valse" ay biglang hinagkan ng lalaki ang kanyang mananayaw, nguni't ito'y hindi rin nagalit, at nakipagtawanan pa nga.

Ang lahat ng ito'y nakita ng mapanibughuing asawa. Pagdating ng bahay ay nagbuhat na agad ng masasakit na paratang sa kanyang may-bahay. Ang babai'y hindi pa rin kumibo. Ang di pagkibo ng mabait na mananayaw ay sinamantala ng lalaki upang lalong maggalitgalitan.

—¡Nakasusuklam ka!—anang lalaki—Hindi ko akalaing sa gitna ng maraming tao'y payakap ka't pahalik sa isang lalaki. Iyan ang mga babaing hindi nagtataglay ng bahagya mang puri, walang dangal, walang pangalan. . .

Dahil sa matitigas na salitang iyan ay pinanindigan ng mga buhok ang di kumikibong baylarina. Sabay sa panginginig ng mga laman, dahil sa kagalitang natipon sa dibdib, ay naibulaslas ang ganitong mga pangungusap. .

—Walang hiya kang lalaki!... ! Walang utang na loob! . . Kung sino pa ang nagpapakain sa iyo't nagpaparamit ay siya mong minumura, ¿ha? Kung ako'y nakasusuklam at walang puri, ¿bakit ka nagpapakamatay sa aking piling at nagtitiis sa aking pakikisama? Ang lalaking nakakakilala ng puri ay yaon lamang marunong gumamit ng bisig ang nagpapatulo ng pawis upang kumita ng salapi at ng maipakain sa kanyang kasama sa bahay.. ¿Naintindihan mo?

¿Naintindihan ko? Oo, aking naiintindihan, tulad ng pagkakalam kong kaya ako nagkaganito'y dahilan din sa

iyo... Noong araw'y isa rin akong masalapi, may dangal at may kisig, nguni't sa ganyan mong kagagawa'y untiunti akong humina at nalantang tila halaman; sinipsipan mo ng katas hanggang sa maluoy ang aking talulot; ipinara mo ako sa isang bangang tubig na araw-araw ay kinukunan ng maiinom, at nang ako'y wala na, simot na, tuyot na, kinupkop mo ako dahil sa laki ikamo ng iyong pagmamahal sa akin. Sumama ako sa iyo sapagka't ikaw'y akin ding iniibig, minamahal at pinaguukulan ko ng buhay; nagsumpaan tayong walang maglililo; nagpangakuang walang magtataksil; nguni't ngayong ang lahat ay sa iyo ko na lamang iniaasa, pati bnhay, salapi, at pagkain, ibig mong samantalahin ang pagkakataon upang pasuyo sa iba at kung kayo'y nagkakasuyuan na'y parang panunuyang sasabihin mo na lamang sa akin ang ganito: "Hoy, Ulol, diyan ka na..!" Oo, iyan ay naiintindihan ko. Hindi nawawaglit sa aking dilidili, sapagka't mga sandaling pagnatupad, o bangkay tayong tatlo, o aywan ko ba kung ano ang lalong mayungkot na mangyayari...

—Tsee! —anang babae—Galit ka, sapagka't ako'y napahalik? Hindi mo nalalamang ang halik na iyo'y katimbang ng limampung piso, at ang isang halik pa bukas ay isang daan na? Ayaw mong ako'y pahalik sa iba nguni't gusto mo nang salapi, ¿alam mo bang ako'y makakakita ng malaki kungdi sa gayong paraan? Maselang, napaka-selang mo, nguni't matagal ka nang nabubuhay sa piling ko sa ganyang paghahanap..!

At nahiga ang mananayaw na taglay pa rin sa katawan ang lahat ng kasuutan. Nang nakahiga na't ang

lalaki'y hindi pa rin kumikibo, ay idinugtong ang ganito -

—Kung sa bagay, kahit ngayo'y maaari kitang ipagtabuyan, palayasing parang hayop, at huwag pagtakpan sa iyong mga kagipitan... Nguni't ako'y magtitiis-tiis pa, may laya ka pang makipamuhay sa aking piling, nguni't hindi na upang ibilang na isang asawa kungdi parang isang panauhin na lamang sa bahay na ito...

—¿Ha...?—ang sigaw ng lalaki—Palalayasin mo ako't ipagtatabuyang parang hayop..? Ah...babaing wa lang kaluluwa...

At biglang sinugod at sinakal na mabuti ang kahabag-habag na mananayaw. Salamat na lamang at nasikaran nito sa puson ang galit na lalaki, kungdi'y naging bangkay sana siya noon. Nang makalag ang pagkakayapos sa leeg ng nakapangingilabot na mga kamay ng lalaki ang babai'y patalong nagbangon sa kanyang katre at biglang gumanti ng mariing kagat sa kamay, nguni't ang lalaki'y lalong nagalit, itinaas ang kaliwang kamay at biglang inaldabis ang babai... May isang minutong hindi nakabangon sa pagkakalupasay ang babaing napatapon sa isang sulok sa lakas ng tabig sa kanya ng kanyang asawa.

Nawalan na ng lakas at hindi na makaya ang makilaban. Ang ginawa'y nagiiyak na lamang at humingi ng tulong sa kanyang mga kapit-bahay, na noon naman ay nagsidalong agad upang payapain ang nagbababag...

Mula nang mangyari ang kagalitang iyan, ang lalaki'y lagi nang dumadalo sa kabaret at sinusubukan ang kanyang asawa, nguni't ito naman, sa takot na mapatay ng kanyang asawa'y nagingat na ng nagingat...

Iyan ang kanilang nagiging buhay, dustain at laging hantungan ng mga pagpula... Nguni't natitiis ang lahat at nagaasal marangal pa rin at ibig pang magpakilalang sila'y mga taong karapatdapat sa pakikisama ng kanilang kapwa.

Kami'y nagsimula na ng isang kilusang huwag pakiharapan ang ganyang mga tao, lubusang pangdirihan at huwag panghimasukan, upang ang "kahambungang" sumasalipadpad sa tuktok ay mapawi na ng lubusan.

Idinadalangin namin sa bayang ito ng karangalan at kalinisan na mangawala ang ganyang taong nagtataglay ng sakit na nakahahawa....

## XVIII.

Nagdaan ang buong isang buwan. . .

At. . . ¿kumusta ang ating si Amor? Lubusan na kaya siyang magaling sa taglay na karamdaman? Kumusta naman ang ating si Gloria? Maligaya kaya siya sa piling ng isang kapatid na nagmamahal ng tapat? At tatanggapin kaya naman niya ang paglilingkod na inihahandog ng ating marangal na kinatawang si Dany?

At si Dany, ¿hindi pa rin kaya nagbabago ang kanyang isip at kalooban sa hinahangaang pagtatapat ng isang Amor?

Kay dami ng suliraning gumigiit ngayon sa ating dilidili. Mga suliranin naman na kung pababayaan ay siyang puputol sa ating kasaysayang itong pinanumpaan nating ipagpapatuloy at isagad hanggang sa wakas. Totoong napakahirap ng mga katanungang iyang, sagutin at di saguti'y siyang makapagbubulid sa atin sa pagkakasala.

¿Bakit? ¡Nakalulungkot..! Balitang nagmula sa tahanan ni Dany sa daang Solana, sa Loob ng Maynila ang nagpapatotoong muling tinakasan ng pangalala ang minumutya nating Bulaklak sa Kabaret. Ang sakit na dumapo dito nang nasa Ospisio pa ng San Jose, ay siya ring namamahay ngayon sa utak, gawa ng pagkakahulog sa matarik na bangin sa kaitaasan ng San Juan.

Nakaaawa, opo at nakahahabag ang kanyang kalagayan...

Minsan ay lumalakad na tatawa-tawa; minsa'y nagsasayaw; minsan ay umiiyak at tinatawag ang ngalan ni Dany, at kung minsan ay nagmumura't nilalait ang katauhan ng tampalasang si Sunny... Ngayo'y nakaupo sa maaliwalas na bulwagan ng tahanang yaon; mamayamaya'y nasa tabi ng piano't tumutugtog ng kung papaano; at pagkaraan pa ng ilang sandali'y pasugod na tatakbo sa kanyang silid, magpapatirapa sa katre, ipagbabagsakan ang dalawang paa at titili ng titili...

¡Kahabag-habag!

Sa ganyang lagay ni Amor, ang kapatid na si Gloria'y lalapit; paamong tinatawag ang ngalan ng kanyang kaka, hahagurin ng banayad ang ulo, kakausapin at hahagkan... Minsan ay pagukulan ng ilang katanungan, nguni't ang tinakasan ng ala-ala'y tatawa na lamang at biglang tatabigin ang kaharap, hanggang itong isa'y daluyan ng mga butil ng luha sa dalawang mapupungay na mata...

Ngayo'y ni ayaw nang makita ni Dany si Amor. Hindi sa pagka-suklam kungdi sa laki ng pagkahabag. Huwag nang sabihing matanaw pa, ang totoo'y marinig

lamang ng ating mabait na kinatawan ang kahambalhambal na tinig ng baliw na bulaklak ay lumalayo na't hindi na maalamang balalayan ang dumadalaw sa kanyang pagkahabag.

Tatlong manggagamot ang tumitingin kay Amor. Nguni't ni isa man sa tatlong ito ay hindi makapangakong mapagagaling ang kanilang may sakit. Lahat ng pagsisikap upang mapanauli ang dating kasiglahan ng katawan ng ating dalaga ay walang buting kinasapitan. Dahil diya'y napilitan ang mga manggagamot na magpahayag na wa'ang makapagpapagaling sa maysakit kungdi ang hanging nasasagap sa baybay-dagat.

At minsan na nga nilang dinala si Amor sa dalampasigan ng Pasay. Nguni't ang lagay ng ating bulaklak ay hindi nagbago kamunti man.

Gayon pa man, ang matandang may-ari ng bahay na kanilang tinuluyan ay nakapagsabi sa kanila ng ganito, nang ipinagpaalam na nila ang maysakit. Anang matanda:

—Gagaling po iyan. Nasisipat ko sa kanyang mga mata na ang ikinasisira ng kanyang isip ay ang kagalitan sa isang lalaki. Ipakita ninyo sa kanya ang lalaking iyan at bayaan ninyo siyang makaganti sa katampalasanang ginawa sa kanya noon at makikita ninyong iyan ay gagaling...

Nguni't anumang gawing pagsisikap ng ating kinatawan ay hindi niya nakuhang matanto kung saan nagtitira ngayon si Sunny. Ipinagbigay-alam na niya sa kawanihan ng mga tiktik ang bagay na ito, nguni't dumating sa kanya ang patalastas ng pinuno roon, na nag-

sasabing si Sunny ay hindi matagpuan kahi't na saang sulok nitong Maynila. Ipinalalagay ng naturang pinuno na malamang na nagibang bayan ang pinaghahanap.

At siyang katotohanan, sapagka't batid nating lahat na si Sunny, matapos mangyari ang katampalasanang kanyang ginawa sa San Juan, ay sinidlan ng malaking takot, nagtago sa kanyang mga kasama, at pagkatapos ay naglayag na patungong Hongkong.

Isang buwang mahigit na siya ngayong wala rito, at sangayon sa kanyang liham kay Amalia ay mamamalagi siya roon hanggang hindi niya naliliwanagan ang nangyari sa kabuhayan ng tinampalasan niyang si Amor.

Kung kaya lumilitaw ngayong napakahirap na magkatagpo pang muli ang mga kaibigan nating ito sa kabaret.

Nguni't nagkagayon man ay may mga landas pa na dapat nating tahakin upang maipagpatuloy ang magandang kabuhayang ito. May landas pa nga: at isang landas na totoong maliwanag at nasasabugan ng mga sariwang bulaklak ng pagibig ang maligaya nating matatalunton ngayon.

Tinutukoy natin ang bagong kabanata ng kasaysayang ito ang pagkakaragdag ng isang magandang Gloria, ang kapatid ni Amor na sa simula pa lamang ng isinisiwalat nating buhay ay pinagukulan na natin ng paghanap, nguni't kakamakailan lamang natin nakita.

Gaya nang batid na nati'y kasama siya ngayon nina Amor at Dany; at gaya nang batid na rin natin, ay "hilaw" pa hangga ngayon ang pagiibigan ng dalawang ito. At sa halip na ito'y "maluto" ay lalo pa ngang "nahilaw" dahil sa pagkasira ng bait ng ating bulaklak.

Sa unang pagtatagpo pa lamang ng kinatawan natin at ni Gloria sa Ospisio ng San Jose ay kinahalataan na natin ng kakaibang kilos ang ating kinatawan. Noon pa'y nagpakilala na siya ng kanyang paghanga sa magandang ilaw na ito ng kanyang mga mata. Noon pa'y ibig na niyang maghandog ng kanyang paglilingkod, danga't pinigil siya ng pagaalang-alang.

Nguni't dumating ang lalong magandang pagkakataon para sa ating kinatawan. Ang babaing tunay na nakapukaw sa kanyang kaloobang nananahimik ay tumutuktok na ngayon sa pintuan ng kanyang puso. Hindi niya makayang isipin kung dapat niyang anyayahang tumuloy o huwag, sapagka't may malaking salabid siyang inaalaala.

Sa kabilang dako, ang mayumi nating si Gloria ay hindi naman sinasagian ng bahagyang gunita ukol diyan, sapagka't mula nang sila'y magkasamasamang tatlo sa bubong ng iisang tahanan ay walang sumasaging pagmamahal sa kanyang puso kung hindi ang matapat na pagmamahal sa isang kapatid sa dako ni Amor, at ng isang mataos na paggalang naman sa panig ni Dany. . .

Gayon pa ma'y ¿sino ba ang makahuhula sa mga mangyayari sa hinaharap?

Paraanin na natin ang pangyayaring nakikita ngayon. At sandali nating balikan ang magandang kulay ng isang malamlam na hapon ng isang araw ng linggo. Noong si Dany at si Gloria'y magkatabing naguusap sa piano sa bahay din ng lalaki.

Ang ayos ng dalawa'y kapunapuna, lalo na kung isasaalangalang ang kanilang pagkakatabi sa upuan.

Itinatanong ng lalaki kung ano ang nararapat nilang gawin sakaling masawing patuluyan si Amor sa gayong kapalaran. Samantala'y natutulog naman sa kanyang silid ang pinaguukulan ng usapang yaon.

Sa tanong na iya'y tumugon ng ganito si Gloria:

—Kung sa bagay ay wala akong tiyak na maisasagot sa iyo; nguni't malamang ay magbalik akong muli sa ospisio. . .

—Bakit, ayaw mo bang manatili na rito yayamang ikaw nama'y talagang naririto na?

—Nakahihiya, at di lamang nakahihiya kung hindi makatatawag pa ng pansin ng makasalanang mata ng mga tao. . .

—Nguni't bakit sila ang ating gugunitain at katatakutan?

—Hindi sa nagugunita ni kinatatakutan. Iba na ang nangingilag...

Hindi na nakuhang makatugon pa si Dany at tatlong tuktok sa pintuan ang nakaabala sa kanilang paguusap. Binuksan ni Dany ang pinto at doo'y nakita niya si Dr. Valdez.

—Kumusta po ang maysakit?—ang pakumustang tanong ng dumating na manggagamot.

—Hindi po nagbabago—ang tugon ng kinatawan.

—Magtuloy kayo at kasalukuyang natutulog sa kanyang silid.—ang katlo ni Gloria.

—Mabuti't nakatulog, anang manggagamot.—Ngayo'y ibig kong ipagtapat sa inyo ang isang mahalagang bagay—ang patuloy nito.—Sa taya ko'y matinding galit at kapinsalaan sa utak ang nagiging sanhi ng inyong may sakit. Kung maihaharap ninyo diyan ang taong kanyang kinagagalitan, may palagay akong madali natín siyang mapapagaling, sapagka't mananauli sa "normal" ang takbo ng kanyang dugo at hindi katulad ngayong minsa'y matuling matu in at magkaminsan nama'y mahinang-mahina...

—Kay hirap—anang kinatawan.

—Bakit?—ang tanong ni Gloria.

—Sapagka't ang lalaking kinamumuhian niya'y hindi matagpuan dito at sang-ayon sa pahayag ng Pinuno ng mga tiktik ay wala rito sa Maynila at malamang na naglipat-bayan.

—Kung gayo'y kinakailangan natin siyang paghanapin upang mapagaling ang aking kapatid.—ani Gloria.

—Kung maaari nga lamang sana; nguni't may palagay akong may kahirapan iyan, Dr. Valdez?—ang tugon naman ni Dany.

—Kung gayo'y wala tayong pag-asang mahihintay upang mapagaling ang may-sakit...

—Wala nang pagasa? Kahabag-habag ang aking kaka...—at biglang napaiyak ang magandang si Gloria.

Sandaling napatigil ang paguusapan ng tatlo. Si Doray, ang utusang babae ni Dany, ay naglabas ng tabako at inalok ang panauhing manggagamot. Pagkatapos ay muling nawala sa pook na yaong kinaroroonan ng tatlong naguusap. Ang usapan ni-

la'y muling ipinatuloy sa pamamag-itan ng ganitong katagang namulas sa bibig ng lumuluhang si Gloria:

—Hindi maatim ng aking sarili ang sinapit na kapalaran ng aking kapatid. Ipinalalagay kong katungkulan ko ang siya'y ípaghiganti sakaling dumating ang isang pagkakataong maaaring magawa ko ang bagay na ito, at kung sakaling sa kasawian ng aking kapatid ay patuluyan na siyang malayo sa aking pagmamahal....

—Ipinalalagay ko ring katungkulan ko ang tumulong sa dapat kong tulungan lalò na kung sa mga bagay na mabuti at kapuripuri.—ang dugtong naman ni Dany.

—Kung gayo'y naaatang sa inyo ang isang maselang na gawain. Sakaling kayo'y magpakalabis sa gawaing iya'y nangangahulugan ng paglabag ninyo sa itinatadhana ng batas, at sakaling mapatumal kayo ng lakad ay mangangahulugan namang masasawi ang inyong balak.— ang payo ng manggagamot

—Kung gayo'y ¿ano ang mabuti?—ang tanong ni Dany.

—Ang magmanman at magtimpi; magmanman upang huwag maunahan ng masamang banta ng inyong kagalit, at magtimpi upang hindi mapasubo sa isang pangit na kagagawan sa kapuwa.—ang tugon pa ng manggagamot...

—Kung gayo'y..

—Kung gayo'y hindi namin magagamit ang aming lubusang karapatan—ang makapaghiganti?—ang katlo ni Gloria gayong hindi pa natatapos ang isasagot ni Dany

—Hindi na nga. . .

Isang malakas na galabog ang narinig ng tatlo mula sa silid ni Amor. Dahandahan silang lumapit na taglay ang malaking pangamba sa kalooban. Nakita nilang tangantangan ni Amor ang isang sil ya ng bata at siyang ipinaghahampasan sa katre. Nagagalit at marahil ay naglalaro na naman sa kanyang litong pagiisip ang larawan ng lalaking tampalasan,

—Hala mangduduro...Naririto ka pala... mamamatay ka, mamamatay ka..—pagkatapos ay isasabay ang mga halakhak na tila nakakukutya.—Ang hayop na ito—anya pa,—tila kung gasino na kagandang dapat na makabihag sa akin. . . Tsee..,

—Inaalihan ng masamang diwa,—anang manggagamot,—tila mandin nakikita na naman niya ang lalaking sa kanya'y tumampalasan. Kumuha kayo ng retrato ng lalaking kanyang kinagagalitan at subukin natin diyan kung mapananauli natin sa dati ang kanyang pangalaala.

Pasugod na tumingin sa album si Gloria, at si Dany ay patakbong lumapit sa kuwadro ng mga larawang nakatanghal sa isang panig ng silid ding yaon. At sa mga tanghalang yaon ng mga larawa'y hinanap nila si Sunny.

Hanap dito, hanap doon ang nangyari sa dalawa, samantalang si Amor naman ay patuloy sa kabaliwan ng isip at ang manggagamot ay matamang sumusubaybay sa mga kilos ng nababaliw.

Natapos na ni Gloriang buklatin ang album na nakalagay sa isang mesita sa salas, inulit pang muli ang

pagbulatlat, nguni't ang larawang kanyang hinahanap—ang larawan ng lalaking nagtangkang humalay sa kanya nang siya'y batabata pa—ay hindi niya natagpuan sa album na yaon.

Si Dany ay napagod na rin sa katitingkayad at sa kasisipat sa mga larawang nasa kuwadro, nguni't hindi rin niya nakita ang larawang hinahanap.

Pinapawisan silang mabuti nang muling magbalik sa tabi ng manggagamot at halos magkasabay na sinabi ang ganito—

—Wala! walang larawan dito ang tampalasan!

—Kung gayo'y kailangang humanap—bumili, ngayon din, kung maaari. . .

—Wala tayong mabibilhan. . .

—Manghingi sa potograpia.

—Walang potograpia akong mahihingan,—ang sagot ni Dany.

—Kung gayo'y sino ang makahahanap?

Walang makatugon sa dalawang nagmamalasakit sa ikagagaling agad ni Amor. Ang mga mata ni Gloria at ni Dany ay nagkasalubong ng tingin sa isang pagtitinginan ng buong lagkit, at ang pagkakataong ito'y nakatulong pang lalo upang mapipi ang dalawa.

—Sino nga ba ang makahahanap?—ang muling tanong ng manggagamot

—Ako—ang tugon ni Dany.—At hindi lamang larawan kung hindi ang tunay na may larawan ang aking hahanapin at kung aking makita'y ihahatid ko rito ng walang liwag.

—Nguni't Dany, saan mo hahanapin ang tampalasang yaon?—ang tanong ni Gloria.

—Bahala na Gloria, hahanapin ko siya kahi't saang sulok nitong Pilipinas, at kahi't sa karatig na bansa, kung siyang kinakailangan. . .

—Dadapwa't...

—Hindi kayo maaano.— Ikaw, ay hindi ko pababayaan..—ang pamuling tugon ni Dany.

—Oo nga; nguni't kay hirap sa amin ang walang kasamang lalaking katulad mo...

—Ano ang ibig mo ngayong gawin ko?

—Ikaw ang maiwan at at ako ang hahanap. . .

—Nguni't iyan ang lalong hindi mangyayari—ang tutol ng manggagamot.

—Ni isipin man lamang ay hindi dapat... ang palagay ng binata.

Nakaraan ang ilang saglit nang hindi nagkaimikan ang tatlo matapos ang mabilis na pagsasagutang yaon. Si Dany ay nakatungo't ipinanglalambot ang hindi niya pagkakaalis, at si Gloria nama'y lumuluha at pinanghihinayangan ang di niya pagiging isang lalaki...

—Oh, kung lalaki lamang ako,—anya sa sarili,—disi'y natulungan ko ng malaki ang aking minamahal na kapatid...!

Ginamit na mabuti ng dalawa ang kanilang isipan upang ihanap ng mabuting paraang ikatatagpo sa katawang tunay ng tumampalasan kay Amor; nguni't hindi rin nila natagpuan ang mabuting lunas. Sa ganitong ayos si Gloria'y nakaupo noon sa tabi ng mesitang nasa kalagitnaan ng salas at si Dany ay nasa tabi ng pintuan ng silid ni Amor, samantalang ang baliw natin ay patuloy sa

pagbulong at sa pagiyak—ay ipinahayag ng manggagamot ang kanyang tangkang pagalis "upang dalawin naman ang ibang maysakit."

Papaalis na nga ang manggagamot nang hindi man lamang tinutungon sa ginawang pagpapaalam, nang biglang napasuntok sa dahong tabla ng pintuan ng silid ni Amor si Dany, kasabay ang pagsasalita ng ganito·

—Natuklasan ko na rin, natuklasan ko na...

At minulan ang patalikod-kamay na pagyayao't dito sa malaking bulwagan ng kaniyang bahay.

Ang manggagamot ay napaurong, si Gloria ay napanganga, at si Amor ay napahinto sa kahahampas.

—Natuklasan ko na nga.—ani Dany.

—Ano ang natuklasan mo?---ang tanong ni Gloria.

—Ang paraan, ang lalong mabuting paraan.

—Sa paghuli ba?-ang usisa ng manggagamot.

—Sa pagalis mo ba?--ang tanong naman ni Gloria.

—Hindi..

—E, anong paraan ang iyong natuklasan?--ang usisang muli ni Gloria.

Huminto sa pagyayao't dito si Dany; minasdan ang kanyang mga kausap, at, pagkaraan ng ilang saglit ng matamang pagtingin sa dalawa, ay itinanong ang ganito·-

—Malilimutin ba kayo? Hindi ba ninyo nalalamang ang pinaguusapan natin ay ang pagkuha ng larawan, at ang pagdadala rito sa lalaking tumampalasan kay Amor?

—Oo, iyon nga.--ang tugon ng dalawa.

—Pues, bien. Ang paraan ng pagdadala rito sa lalaking ating nais na makita ang siya kong natuklasan...

—E, ano nga ang paraang yaon?--ang giit ng manggagamot.

—Ano ang paraang aking natuklasan?

—Oo, kung ano nga ang paraan mong nalalaman?

—Ganito. Halikayo, maupo kayong dalawa at aking sasabihin.

Ang dalawa ay dahan-dahang naupo sa magkalapit na silya nang hindi man lamang ikinukurap ang mga mata, sapagka't inaala-alang baka makakawala sa kanilang ang binatang nagsasalaysay ng paraang natuklasan.

—Ganito ang aking paraan.-ang simula ni Dany.--Ako ay maghaharap ng sakdal sa hukuman laban sa lalaking iyan. Ang sakdal ay gagawin kong sa "nabigong pagpatay ng kapuwa" at ang kukunin kong mga saksing pangyayari ay ang pagkahulog ni Amor sa bangin sa kaitaasan ng San Juan, ang pagkakasagip dito ng mga magbabangka at ang pagkakadala sa inyong ampunan, Gloria. Hindi ba maliwanag iyan? Hindi ba kung siya'y nasasakdal na sa kasalanang iya'y mapipilitan siyang paghanapin ng pamahalaan?

—May bahagya kang matuwid. Nguni't wala akong naliliwanagan sa iyong sinabi ang pahayag ng manggagamot

—Hindi ninyo nawawatasang mabuti ang aking sinabi.—ang pahayag ni Dany.

—Kung gayo'y ulitin mo't nang kami'y masiyahan ang tugon ni Gloria

—Oo uulitin ko. Ganito. Isasakdal ko siya sa hukuman. Iyan ay maliwanag. Kailan ma't napaharap na sa hukuman ang aking sakdal, sa malaon at sa madali'y ihahahatid siya rito ng mga alagad ng pa mahalaan upang humarap sa gagawing paglilitis sa kanya. Hindi ba? hindi ba tunay iyan?

—Oo nga, maliwanag na. Samakatuwid ay pamahalaan ang magpapahanap sa kanya at hindi ikaw?

—Aba, oo.

—Kung siya'y naririto na, ¿ano naman ang gagawin mo?--ang tanong ni Gloria.

—Madali na ang lahat kapag siya'y narito na. Una kong gagawi'y ang hilingin sa piskal na dalhin dito sa atin ang nasasakdal isang araw, kasama ng isang mataas na kawani ng piskalia at ng ilang alagad ng kapangyarihan. Ipababatid ko sa mga sasama sa nagsakdal na ang may sakit natin ang siyang tinampalasan niyan at kung kaya ko ibig na ito'y madala rito ay upang makunan ng tanong sa harap din ng ating maysakit. Sa ganitong paraan ay matatalos natin kung gagaling nga si Amor sakaling makita niya ang taong pinakalalait at pinakasusuklaman. . . At sa pagsasagawa ng ganyang mahalagang bagay ay dalawang kabutihan kung sakali, ang ating matatamo: una'y ang inaasam na paggaling ng maysakit at pangalawa'y ang maparusahan ang lalaking gumawa ng lahat ng kapinsalaan sa kabuhayan ni Amor,

—Mahusay na paraan iyan, mahusay.—anang manggagamot---Ngayon naman ay pahintulutan na ninyo akong umuwi. . . .

—Opo, Dr. Valdez at taglayin na tuloy ninyo ang maraming pasasalamat namin sa inyong pagkakadalaw.

Inasaashan namin kayo sa ibang araw---ang pahabol ni Gloria.

Ang manggagamot ay nanaog at ang dalawa ay muling naiwang nagsasauli sa silid na yaon.

Si Amor dahil marahil sa pagkakagulat sa malakas na suntok ni Dany sa dahon ng kanyang pintuan, ay napatakbo sa kanyang hinigan at doo'y parang napako sa pagkakahiga hanggang sa makatulog na ng pa tuluyan.

Muling hinarap ng dalawa ang piano. Naupo nang dati ring ayos na nagkakaharap, tulad nang kanina, at ipinagpatuloy ang mahina at malamig na paguusap. Sa minsang buka ng bibig ng isa sa kanila'y natutumbasan makasampong pagtahip ng dibdib naman ng isa pa. Anupa't masasabi ng tahasang sabay sa paguusap ng kanilang bibig, aynaguusap din naman ang kanilang puso't pati ng kaluluwa.

Anopa't matapos ang mga sandali ng pagdidilidili at pagkagulantang dahil sa pabiglabiglang kilos kanina ni Dany, ang mga sandaling ito ngayo'y sa mga piping usapan na, sa pagbubulungan ng puso sa puso nang hindi na inaalintana ang anumang sasapiti't mangyayari.

Lakasan natin ang ating loob sa pagsasabing sandali na rin ito ng pagtakas ng maling pagibig, at sandali rin naman ng pagsibol sa mga liha ng puso ng isang tunay at wagas na pagmamahal. At dito tayo narito ngayon...

Hinawakan muna ni Dany ang malambot at makinis na kamay ni Gloria bago sinimulan ang pagsasalita—

—Gloria,—ang kanyang simula,--nauulinigan ko ang bulong ng aking puso, nauunawaan ko ang hudiat ng iyong mga paningin iniibig kita at ako'y iyong iginagalang ang...

Si Gloria'y hindi umiimik.

—Naririnig ko ang bulong ng aking puso na ang pagmamahal ko ay wagas; walang halong biro ni panglilinlang. ¿Naririnig mo rin kaya?

Lalong hindi di nakakibo ang dalaga.

—Gloria,—ang patuloy ni Dany,—huwag kang magalinlangan. Lakasan mo ang iyong loob sa paghanap ng tumpak na kasagutan sa aking pagtatapat. Nagpagod ako, namuhunan ng buhay at karangalan upang makatupad sa pangako sa iyong kapatid na ikaw ay aking hanapin. Nakita kita. Nakasama ka namin. Ang pangako sa akin ng iyong kapatid ay hindi matutupad palibhasa'y sinamang-palad na siya'y dapuan ng sakit na panghabang panahon. Ang pagibig ko sa kanya'y sa mali nagbuhat at ang maling pagibig ay wala, tumakas na sa akin...Ngayo'y naririto ang isang dalisay na pagsuyo at pagmamahal. Inihahandog ko sa iyo upang sa habang panahon ay mapaglingkuran ko kayong dalawa sa maaabot ng aking kaya. ¿Hindi 'ka ba naniniwala?

—Dany!—ang sabay sa mga patak ng luha'y nabigkas ni Gloria.—Hindi ko makayang sabihin ang dapat kong isagot sa iyo...

—¿Bakit? May pagaalinlangan ka ba? May kinatatakutan? Tapatin mo sana ako. Gloria, tapatin mo sana ako...

—Nagtatapat ako, Dany. Talagang hindi ko masasagot ang iyong mga katanungan Ibigin kita'y magiging kataksilan sa aking kapatid; hindi kita ibigi'y magiging kalungkutan para sa iyo...Sa ganito'y nais ko pang ako na ang mabaliw o dili kaya'y nabaon nang agad sa malamig na hukay...

—Nguni't Gloria, hindi pa ba sapat sa iyo ang aking mga ipinaliwanag?

—Ang alin—ang pangako mo sa aking kapatid?

—Na ang pagibig ko sa kanya'y mula sa maling paniwala lamang..!

—Hindi kaya ganito rin ang mangyari sa atin?

—Ang pagtatapat ko'y galing sa isang pusong dalisay at sa isang kaluluwang malinis. Maaari akong magkamali sa aking sinasabi kung ang kinakausap ko'y hindi ang babaing pinagtitiklupan ko ng tuhod at pinaghahandugan ng aking buhay. Sa bagay na ito'y kulang pa ba ang ginawang pagsubok sa akin ng panahon? Sa bagay na ito'y may makapagaalinlangan pa kayang diwa? Ikaw lamang, Gloria, sapagka't sa kaibuturan ng aking puso'y hindi mo pa nadadama ang tunay at wagas kong pagmamahal. . .

—Nguni't hintay muna. Hindi kita masasagot ngayon. . .

—Dapuwa't kailan?

—Hindi ko matiyak kung kailan. Kailangang ako'y pagkalooban mo ng mahabang panahon upang isiping mataman ang bagay na iyan.

—Kung sakali kayang dumating na ang mga sandaling iyong ibig paratingin ay paliligayahin ng iyong katugunan ang aking puso?

—Hindi ko malaman. . .

—Kung gayo'y wala akong inaasahang pag-asa. Ang aking pagpapagod at pamumuhunan ng buhay at karangalan ay hindi rin maaaring matumbasan ng kaligayahan. Upang huwag nang maulit pa ang mga kakila-

kilabot na pangyayaring nangyari sa aki'y ililigpit ko na sa lalong tahimik na pook ang aking buhay. . .

—¡Dany!

—Ako'y wala ng pagasa. . .

—Nguni't may pagiisip ka't kaloobang magagamit upang humanap ng lalong mabuting lunas kay sa iyong binabalak sa ngayon. . .

—Lanta na ang aking isip at kinakabal na ang aking kalooban.

—Sa anong bagay?

—Sa pagtuklas ng mga paraan at sa pagsubo sa mga pangyayari. . .

—Nguni't sa aking kapakanan ay hindi pa. . .

—Sa iyo? Nguni't ano ang nais mong gawin ko para sa iyo?

—Si Gloria ay hindi agad sumagot.

—Ano nga ang nais mong gawin ko para sa iyo? ang nananabik na tanong ng binata.

—Iisang bagay lamang.

—Ano yaon?

—Ang ako'y huwag mong ibigin.—ang may lihim na ngiting pagtugon ni Gloria.

—Huwag kitang ibigin? Kung gayo'y patuluyan mo nang pinapatay ang aking pagasa. Nais mo na ngang huwag akong sikatan ng kaligayahan sa buhay na ito, sapagka't ang tanging pinakahihingi ng aking puso sa iyo'y siya mo pang ipinagbabawal sa akin.

Sandaling itiningin sa ibaba ang kanyang mga mata saka nagpatuloy ng pagsasalita si Dany

—Gloria, matutupad ang iyong kahilingan. Hindi kita iibigin. Ipalalagay kong patay na ang aking sarili, wala ng puso, wala ng buhay; at upang magawa ko ang bagay na ito'y kinakailangang itago kong malayo sa iyong mga paningin ang aking abang katauhan. Hindi kita iibigin alangalang sa ito'y siya mong napiling hilingin sa akin, at upang magawa ko ito'y kinakailangang patayin ang sinimpan kong pagibig. Kaya, paralumang pinagpapakuan ng aking pagasa, ako ay paalam paalam nang di na muling magkikita. . .

—Nguni't Dany, hintay Dany!—ang pahabol na tawag ni Gloria nang si Dany ay tumalikod na at tangkang aalis.—Saan ka pupunta? Kami ba'y iyong iiwan?

—Oo aalis na ako upang kitilin sa bangin, sa ilog, o sa pamamagitan ng rebolber ang aking pagibig...

—Nguni't Dany...!

—Nanghihinayang ka ba sa aking buhay?

—Oo, sapagka't iniibig din kita..!—ang pahiyang tugon ni Gloria .

Biglang nagbago ang ayos ng pagmumukha ng ating lalaki, nagaanan ang katawan at tila inilipad ng isang limbas sa himpapawid. Pasugod na nilapitan ang magandang bituin ng kanyang puso, dinuhapang, sinisil ng halik ang mga kamay at paluhod na sinabi ang ganito:

—Maaari na akong mamatay ng maligaya, sapagka't hanggang sa sinapupunan ng mga anghel sa langit ay maaari kong awitin ang tagumpay ng aking pagibig sa iyo...

Isang yapos ng pagmamahal na sinundan ng isang matamis na halik ng pagibig ang naging wakas ng sa-

litaang yaon ng dalawa. Pagkatapos noo'y nawala na sila sa ating malas, at tayo'y iniwang sakbibi ng pananabik nang sa kanila'y pakikinig at panonood.

## XIX

Isang linggong singkad ang matuling nagdaan mula nang hapong isangla ni Gloria ang kanyang puso kay Dany. Sa maikling agwat na iyan ng panahon ay nagawa ni Dany ang lahat ng hakbang na kinakailangan upang pagusigin ng mga alagad ng pamahalaan si Sunny. Ang kanyang sakdal laban dito, sa kasalanang nabigong pagpatay ng kapuwa ay naiharap na sa hukumang unang dulugan sa Maynila, sa pamamagitan ng pangalawang piskal Guevara. Malaki ang pagasa nitong mapaparusahan ang nasasakdal kung kaya mula noong maiharap ang kasulatan sa pagsasakdal ay naghari ng bahagya ang katahimikan sa tahanan nina Dany, na sinasaglitang manaka-naka ng mga paglalambingan ng puso sa kapuwa puso...

Nang isa sa mga hapon ng linggong ito, payapang natutulog si Amor at malambing na naguusapan sa harap din ng piano si Dany at si Gloria, ay tatlong tuktok sa pintuan ang kanilang narinig.

Binuksan ng binata ang pinto ng bahay at inanyayahang masok ang babaing doo'y siyang napatataupo.

Ang babaing dumating ay walang iba kung hindi ang pinanghinawaang asawa ni Joe. Napatungo sa bahay na ito ng ating kinatawan at ibig na masok na manahi, kung maaari.

—Kailangan nga po namin ang isang mananahi, —ang pahayag ni Dany,—nguni't lalong kailangan namin

ang isang makakawaning lagi na. Kung kayo'y maaaring makatira rito upang manupad ng tungkol na iyan sa amin ay siya sanang lalong mabuti.

Parang awang hulog ng Dios, ang mga pangungusap na ito ni Dary ay naging kasiyasiyang lubha kay Flora, ang ngalan ng babae.

—Sumasangayon po ako ng buong lugod,—aniya, —nguni't ang inaalaala ko'y mayroon po akong tatlong anak.

—Wala pong kailangan ang gayon. Kayo'y bibigyan ko ng sariling silid sa ibaba ng walang bayad na aalalahanin bukod sa pagkai't sampung pisong sahod sa buwan-buwan. Pumapayag kayo?

—Malugod ko pong tinatanggap ang inyong alok.

—Kailan kayo lilipat dito?

—Hanggang bukas po'y narito na kami.

At nagpaalam ang ating mabait na babae. Masayang tinungo ang kanyang tahanan sa daang San Marcelino upang ipahayag sa kanyang mga anak na siya'y nakatagpo ng panibagong matutuluyan at ng mabuting punong mapaglilingkuran.

Sa bahay ay dinatnan niyang nagaaral ang kanyang mga anak, at ang maysakit ay nakaupo na't naisbanisban na sa karamdamang tinataglay.

—At ikaw, aking Virginia,—ang tawag sa kanyang maysakit na anak,—ay maaari nang makasagap ng mabuting simuy ng hangin, sapagka't hindi kulob na gaya nito ang ating malilipatang bahay.

—May makakalaro po ba ako roon, Nanay?

—Marami. Ako, ang iyong mga kapatid at marami pang iba...

—Wala po bang magagalit sa atin doon?

—Wala anak, sapagka't mukhang mababait ang doo'y nangamamahay...

—Kung gayo'y salamat, sapagka't hindi ko na kayo makikitang umiiyak.

Dito natapos ang paguusapan ng magiina...

*
* *

Nang hapon ding ito'y nakita nating magkakasama sina Tsina, Joe at Paro-paro, nguni't si Ernani'y wala't hindi natin malaman kung saan nila iniwan. Ang tatlo'y sakay ng isang autong "hire" na matulong lumalagos ng mga mataong lansangan sa Sta. Cruz mula sa isang bahay sa Avenida Rizal.

—Sa San Marcelino,—ang bilin ni Joe sa tsuper.

Malamang ay sa asawa nito sila tutungo; nguni't ang sanhi ng pagdalaw na yaon sa sapitin—diling asawa'y siyang hindi mahuhulaan ng ating isipan.

Ang auto ay dumating sa tapat ng bahay na kinaroroonan nina Flora, bumababa ang lalaki, nguni't sina Paro-paro'y naiwang nagtatawanan pa sa loob ng auto.

Dinatnan ni Joe na ang kanyang mga "ulila sa buhay" na mga anak ay nagsisipaghapunan na, samantalang ang kahabaghabag na asawa'y nagaaayos naman ng mga kasangkapan at handa nang umalis sa bahay na yaong punong puno ng luha at pamimighati.

—Tatay,—anang anak na si Virginia,—Tatay, halinang kumain,—at biglang tumindig ito sa pagkakaupo at nilapitan ang amang bagong kararating.

Ang mga anak na lalaki'y nakitawag din; huminto ng pagsubo at minalas ang kanilang ama. Dapwa't si Florang may tinik sa puso't may subyang sa dibdib ay pinapamutla ng pagkakamasid sa mukha ng kanyang walang pagtinging asawa. Hindi nakakibo, nakatirik na kandila ang nakakatulad sa di pagkakaimik man lamang, samantalang si Joe ay matamang nakatingin sa kanya.

Sa gayo'y walang ibang nakapukaw sa di pagkakaimikan kung hindi ang mapagmahal na anak na si Virginia...

—Tatay, bakit ngayon ka lamang dumating? Kay tagal ka na naming iniintay...Kain na, masarap ang ulam namin ngayon—sarsiadong bangos....

Ang anyayang ito ng mapagmahal na anak ay hindi inino ni Joe, at sa halip na bumati ng malugod ay matigas na sinabi ang ganito.—

—Magbalot kayo't sumama sa akin. May bahay akong inihanda para sa inyo upang pamahayan ng walang aalalahaning uupahan.

Si Flora ay hindi tumugon at pinagisip ang kahulugan ng pangungusap na yaon ng kaniyang asawa. Pagkatapos, nang akmang sasagot na, ay siyang pagsasalita ng anak na babai...

—Saan Tatay? Malayo ba? Maganda ba?

—Oo ining, maganda at maaliwalas. Nasa Manggahan sa Sta. Cruz. Kaya magbalot na kayo't nagaantay sa inyo ang auto sa labas...

—Salamat Jose,—ang unang pangungusap ni Flora,—nasisiyahan na kami sa pook na ito at kung kami'y lilipat man ng bahay ay hindi sa iyong iniaalok

kung hindi sa isang bahay na paglilingkuran ko ang may-ari bilang kanilang sariling kosturera.

—Saan? kanino?

—Hindi ko pa nakikilala hangga ngayon, nguni't may palagay akong mabubuting tao na may pagtingin sa mga kahabaghabag na tulad namin...

—Ah ayoko. Ang mga anak ko'y huwag mong itira sa ibang bahay.

—At saan mo dapat kong itira sila?

—Sa aking inilalaan sa inyong tahanan upang doo'y mamuhay na tahimik samantalang kami'y wala rito...

—Samakatuwid ay gagawin mo lamang kaming bantay? Maaari mo nang pabantayan sa iba ang bahay na iyan. Hindi ko maaaring itira sa ganyang bahay ang aking mga anak...

—May pagmamatigas ka pa? Ano ang nais mo sa dalawa, o mamuhay ng lubusang hiwalay sa akin o sa may pagtatangkilik pa ako sa iyong mga anak?

—Pinipili ko na ng buong sarap ang una. Mamumuhay na kami ng lubusang hiwalay sa iyong pagkakalinga yayamang kami'y naaari na rin namang mabuhay nang hindi na kinakailangan pa ang iyong tulong.

—Kung gayo'y iyo na ang mga anak mo...

—Tatay...!—ang pahabol na tawag ni Virginia nang biglang tumalikod ang kanyang ama nang hindi man lamang nagukol ng katagang pangungusap.

Muling namanglaw ang tahanang mula kanina'y sinagian na ng bahagyang kaligayahan. Nangulimlim na naman ang mukha ng maganda at mabait na si Virginiang kagagaling pa lamang sa isang mabigat na sa-

kit. At ang kalooban ng kaniyang mga kapatid na lalaki'y parang binabayo sa pagtahip, samantalang ang kanilang ina, ang matiising si Flora, ay nangagat labi na lamang at mapilit ang pagpigil sa luhang umaaligid sa dalawang mapupungay niyang mata

—Mabuti na nga ito—ang lubusang hiwalay at malayo sa kanyang pagkakalinga, nang kami'y wala nang inaasahang hindi naman darating. At lalong mabuti na ngang malayo sa kanya ang mga anak ko upang hindi na mahawa sa kanyang mahahalay na gawain... —ganyan ang namumulas ng lihim sai bibigni Flora, samantalang ang mga mata'y napapako sa anak na babaing tigas ng paghabol.

—Virginia,—ang kanyang tawag,—huwag kang humabol sa kanya. Siya'y masamang ama, hindi dapat na pakisamahan...

—Nguni't wala naman akong amang mabuti, nanay...

—Magtiis ka, aking anak, sapagka't ang Kapalaran ang siyang hindi nagbigay sa iyo ng mabuting ama... Kain na kayo, kain na kayo mga anak ko at bukas di'y matitira na kayo sa isang bahay na maganda at maaliwalas..

Muling ipinagpatuloy ng mga bata ang pagkain at si Flora naman ay sa kanyang pagbabalot ng mga damit at kasangkapan upang madaling mailagay sa karitela sa paglilipatan bukas.

Samantala'y dumating sa kanyang sinasakyang auto si Joe na nakapanuntok ang mga kamay at bubulongbulong.

—Bakit? saan naroon ang susunduin mo?—ang tanong ni Paro-paro...

—Wala! ayaw magsisama sa aking ang mga hampas-lupang iyan...

—Aba! at siya pang may ganang magmalaki gayong ibinibigay ko na sa kanila ang aking bahay alang-alang lamang sa iyo Joe, ¿ha? —ang parunggit naman ni Tsina..,

—Oo, gayon nga. Hindi ko malaman kung bakit. Nguni't nahiwatigan kong may lilipatan silang ibang bahay. Hindi ko lamang maalaman kung kaninong bahay sila lilipat.

—Kung-gayo'y hayaan mo sila.—ani Paro-paro.

—Ano nga ba ang pakialam ko pa sa kanila. —ang pahayag naman ni Joe.

—Siya nga, lalo pa ngayong kayo'y.,.

Hindi na naipagpatuloy ni Tsina ang pagsasalita, sapagka't biglang tinakpan ng kamay ni Paro-paro ang kanyang bibig at pabulong na sinabi ito...

—Huwag kang maingay, mariringig ka ng tsuper.

At pagkasakay ni Joe sa auto'y ipinahayag ang ganito sa tsuper

—Sa Pasay, tulinan mo ang pagpapatakbo.

At muli na namang tumakbo ng mabilis ang auto, humaharorot, patalontalon at matuling tumakas sa ating paningin na si Tsina'y may iniiwang masarap na isulyap sa dinaraanan...

## XX.

Samantalang tahimik sa hapong ito ang bahay ng ating kinatawan at manakanakang naririnig ang tinig ng may sakit na si Amor; at samantalang nagaayos at nag-

babalot ng mga kasangkapan si Flora, upang humanda sa pagalis sa bahay na yaon sa mga unang oras ng umaga bukas: ay sundan natin, pakimatiyagan at alamin kung ano ang layon nina Joe, Tsina at Paro-paro sa isang bayang pinamumugaran ng mga "bulaklak sa palad" ang Pasay.

Matulin ang takbo ng kanilang autong sinasakyan at sa manakanaka'y nagpupukol sila ng matunog na halakhak sa daang pinagdaraanan.

¿Ano ang sanhi ng gayon? ¿Nakatutuya kaya? Nakabingwit ng isang mataba-tabang isda? O ano?

Ang auto'y matuling naglalagos sa hinahabhaba ng daang F. B. Harrison nang tayo'y mapalapit sa kanila at marinig ang ganitong usapan—

—Talagang hindi ko akalain,—ani Joe,—na ang simpatiko naming pangulong si Sunny ay bumalik sa mga araw na ito pa naman...

—Bakit ano ang akala mo?—ang tanong ni Tsina.

—Hindi ba siya mauubusan ng baon sakaling sa isang buwang itagal niya roon ay hindi siya makakita ng papasukan? Mabuti na lamang kung magagamit niya roon ang kanyang titulong papel...

—Dapat na naman siyang bumalik dito—ang katlo ni Paro-paro—sapagka't wala namang kalubhaang nangyari sa kaniya, ¿hindi ba Joe?

Tsina

—¿Ano bang wala... Sabihin mo'y nagmuntik-muntikanan din siyang mabalulang dahil sa kanyang katampalasanang ginawa kay Amor, ¿hindi ba Joe? ang saad ni Tsina.

—Tunay nga; nguni't yao'y nakalipas nang hindi

naman nalalaman ng pamahalaan, kung kaya masasabi na ngayong yao'y para na ring hindi nangyari..:

—Gayon nga, gayon nga ang ibig kong sabihin— ani Paro-paro,—sapagka't hindi naman siya pinaguusig at sapagka't hindi siya inuusig ay kalabisang sabihing may malubhang nangyari sa kaniya dito, ¿hindi ba?

—Siyang totoo,—ang sangayon ni Joe.

—Nguni't maiba nga ako ng salita—ang bali ni Tsina—ano ba ang naiisipan ng "pilyong" iyan at tayo pang tatlo ang ninais makausap?

—Iyan din nga pala ang ibig kong malaman--ang pangalwa ni Paro-Paro.

Si Joe ay ngumiti muna ng lihim at saka nagpatuloy ng pagsasalita.

—Magtatapat ako sa iyo, nguni't huwag kayong magagalit?

—Ano yaon; bakit kami magagalit?—ang sabay na tanong ng dalawa.

—Ganito. Pinatatalastasan ako ni Sunny sa pamamagitan ng telepono na siya'y dumating ditong sakay ng "Shinyu Maru" kagabi. Nais niya akong makausap ngayon, upang sa pamamagitan niya'y mabalitaan ko siya sa nangyayari dito at mabalitaan naman niya ako sa nanyari sa kanya sa Hongkong,

—Nguni't hindi iyan ang itinatanong namin sa iyo.—ang sabay na hadlang ng dalawa sa pagsasalita ni Joe.—Ang nais naming malaman ay kung bakit kami'y pinakakaon din niya...

—Ah, gayon ba...?Doon nga ang tungo ng aking paliwanag...

—Bakit hindi mo siyang unahing sabihin?

—Iyon ba lamang ang nais ninyong malaman? —ang tanong ni Joe.—Kung gayo'y sasabihin ko sa inyo, nguni't mangako muna kayong dalawa na hindi kayo magagalit sa akin...

—Hindi kami magagalit.—ang ayon ng dalawang babai.

—Ang totoo'y hindi kayo pinatatawag niya...

—Ano? ano ang sabi mo?

—Ang totoo'y sinundo ko lamang kayo, nguni't hindi naman kayo lubusang pinatatawag..

—Bakit mo kami sinundo?

—Sapagka't nais kong maging maligaya ang mga sandaling ipaguusap namin ngayong gabi. Nais kong kayo'y makasalamuha namin, makalaguyo, makainuman ng alak at makasalo sa pagkain...Masama ba iyan?

—Kung sa bagay ay hindi nga; nguni't ako'y iyong nilinlang.—ang pahayag ni Tsina.

—Sapagka't inaalaala mo marahil ang iyong si mestiso, ¿hindi kaya, ha?—ang pabirong tanong ni Joe.

—Kung sa bagay ay namamali ka ng iyong hinala, Joe. Nguni't yayamang may hinala ka na rin lamang, ako'y magtatapat sa inyo na isang mahalagang bagay. Si Ernani ay nakasama ko at hangga ngayo'y maipalalagay na nagkakasama pa kami. Nguni't hindi sa sama kung hindi sa buti .Pinilit ko siyang makatabing lagi na upang makatulong sa paghihiganti kay Dany, na, gaya nang alam na ninyo'y gumawa sa akin ng isang mabigat na kasalanan. Wala na kung hindi iyan lamang.

—Wala ng nalilihim? Wala nang suyuan ni pagpapalitan diyan ng galak, wala ng lambigan at pagpapantayan diyan ng pulbos?—aag pabirong mga tanong ni Paro-paro.

—Ikaw ay may kapilyahan pa hangga ngayon...—ang tugon ni Tsina.—Ano ang panghihimasok ng mga bagay na iyan sa aking ginawang pagtatapat dito ng *sanki* ng inilalagi sa akin ni Ernani?

Sa wakas ay dumating din sila sa pook na patutunguhan. Ang auto'y papaliko na sa munting daang kilala sa pamagat na Perla nang maputol ang kanilang masayang salitaang iyon. Nang mapadako pa sa tabing dalampasigan ng dagat sa tapat ng isang bahay na nayuyungyungan ng malagong puno ng akasia, ang auto ay huminto at ang mga sakay ay nagsibaba.

Magiika 6 na ng hapon. Ang araw ay nakaupo na sa mga pinilakang alon ng tubig at ang magandang tanawin ng Look ng Maynila mula sa pook na ito'y nakakahalintulad ng isang malaking agos ng liwanag na mapananalaminan ng mga tao. Sa mamatay-magsiklab na mga kislap ng alon nawiwiling manood ang dalawang bulaklak natin sa kabaret nang si Joe ay tumuktok sa pintong nakapinid ng bahay na dapat nilang akiyatan.

—Sino iyan?—ang boses na naringig mula sa loob.

—Si Joe at kasama ko sina Tsina...

—Hintay kayo! sandali-..

Muling nanaog ng hagdanan si Joe at tinungo ang dalawang babaing nagaaliw sa magandang tanawin ng dagat. Nilapitan niya ang dalawa at niyaya nang mag-

siakyat ng bahay; nguni't ang mga babai'y tumanggi pa muna sapagka't pinanghinayangang mawalay sa titig ng kanilang mga mata ang dahandahang pagsuksok ng araw.

—Hintay muna Joe,—ang pahayag ni Tsina,—minamalas lamang namin ang kaaya-ayang pamamaalam ng araw sa langit. . .

—Tingnan mo, tingnan mo Joe,—ang anyaya naman ni Paro-paro,—nakakatulad ng isang taong naglalaro sa kalagitnaan ng mga alon. . .

—Kay ganda nga at wari'y pusong kinupasan ng pagasa't dahandahang lumulusong sa bangin ng kamatayan; wari'y isang lalaking pinagpupusan ng dugo at patungo na sa kanyang pananahimik, wari'y isang sigang matapos magngitngit sa gitna ng katanghaliang tapat ay napawi rin ang mga apoy at walang natitira ngayon kung hindi ang mga bagang pinapatay ng makapangyarihang tubig...

—Kay laking talinghaga nga naman ng araw...—ani Tsina .

—Oo, isang suliraning hindi mawatasan ng isipan ng mga tao...—ang tugon ni Paro-paro..

—Siya nga, parang pusong tumitibok ay wala namang nagpapatibok, parang taong umiibig ay wala namang makaibig. Ganyan ang araw sa kanyang ginagawang paglilibot araw-araw sa mundong ito, laging naghahanap ng makakalaro, nguni't walang mahalinang makipagkita sa kanya sapagka't natatakot at nanganganib na madarang ...

—Kay buti mo namang magpakahulugan...—ang parunggit ni Tsina.

—Mamaya, sa itaas, ay lalo mo nang mababatid

ang aking kasanayan sa bagay na iyan. Halina kayo at baka kayo'y inaantay na ng may bahay.

Iniwan ng tatlo ang lumulubog na araw at ang araw naman, pagtalikod nila'y namaalam na rin sa malas ng mga tao; sumubsub nang patuluyan sa puso ng karagatan upang hindi na pakita kung hindi sa kinabukasan.

At ang tatlo'y nasa sa itaas na ngayon. Kagkaka harap silang apat nina Sunny sa apat na silyang na kaayos ng dalawa dalawa at sa kanilang pagitan ay nakapagitna ang isang mesitang may alak, may tabako, may sigarilyo ay may limunada.

—Salamat at muli tayong nagkitakita. Idinadalangin kong maging maligaya nawa ang pagtitipon nating ito. Maghubad kayo ng inyong mga alampay at ipalagay ninyong kayo'y nasa bahay ninyong talaga. Hala na Tsina, Paro-paro...

—Bakit pa?—ang usisa ni Tsina.

—Sapagka't dito na natin pararaanin ang isang maligaya at puspos bangong magdamag...

—Hindi na kami makapupunta sa kabaret?

—Hindi na...Parang isang araw lamang naman eh. ..—ang payo ni Joe.

—Kung gayo'y...

—Bueno, pumapayag na ako...—ani Paro-paro.

—Ako man, kung gayon.—ani Tsina.

At sinimulan ng apat ang pagtungga ng̃ limunada. Lumipat sila sa kalagitnaan ng salas ng bahay na yaon, at sa mga silyang umuuga sila nagsiupuan.

—Mapasisimulan mo na Sunny ang pagsasalaysay ng iyong mga nakita sa bayang iyong pinanggalingan. —ang simulang salita ni Tsina.

—Oo, pasisimulan ko ang pagsasalaysay,—ani Sunny,—at isasalaysay ko sa inyo ang lahat kung maipangangako ninyo sa aking wala na kayong iba pang pagtatapatan ng mga bagay na ito.

—Wala! Talagang wala kaming pagtatapatang iba. —ang tugon ng tatlo.

—Kung gayo'y makinig kayo. Kararating ko lamang kagabi na taglay ang ibang ngalan. Sakay ako ng Shinyu Maru at paglunsad ko sa Maynila'y dito ako agad nagtungo. Alam ninyo kung anong pangalan ang aking ginamit? Ang Joaquin Maria de Francia, pangalan ng isang kilalang mangangalakal na portuges sa Hongkong na may dalawang linggo na ngayong nawawala. Natagpuan ko ang amerikana nito sa tabi ng matarik na lansangang patungo sa Victoria Hotel sa bayang yaon na sa loob ng isang lukbutan ay nakasilid ang lebrito ng tseke niyang nauukol sa Banco Hongkong. Nang buklatin ko ito'y nakatagpo ako ng isang tsekeng may sulat at may lagda niya, na doo'y nasasaad na "pagbayaran sa sinomang may dala nito ang halagang limang libong piso". Iya'y pinapalitan ko at siya kong dala rito ngayon. Naririto at siya kong gugugulin habang ako'y nagtatago sa bahay na ito...

—Kay buting kapalaran ka mayroon!—ang pangiting sabi ni Tsina.

—Nguni't mga kaibigan; hindi ninyo nababatid ang malaking hirap na aking dinanas doon. Iisang linggo pa lamang ako'y naubos na ang baon kong limang daang piso. Wala akong mapasukan, ang titulo ko'y hindi ko magamit at totoong mahal ang pagkain. Makaraan iya'y isang linggo akong nagtiis na di humigop ng mainit na sopas, walang kinakain kungdi ang matitigas

na tinapay hanggang sa matagpuan ko ang kapalarang itong hindi ko inaasahang darating sa akin! Aywan ko kung anong pangyayari ang ihahatid nito sa akin. . .

—Ngayo'y ano naman ang iyong binabalak?—ang usisa ni Paro-paro.

—Wala, kung hindi ang alamin kung walang anumang pagsusumbong sa akin ang aking mga nakagalit, kung mayroon ay patuluyan akong magtatago at kung wala naman ay muli akong sisipot sa mga lipunang malaon ko ring hindi sinilayan.

—Ni hindi mo na binabalak ang magbalik man amang sa inyo?

—Hindi na, pagka't sa amin man ay nangingilag din akong pakita, dahil sa masamang kagagawan kong ito...

—At kung ikaw'y puntahan nila rito?—ang tanong ni Joe.

—Sila—ang aking mga magulang? Malayo...Ang bahay na ito'y sa isa naming kamaganak na walang mahal kungdi ako lamang. Minsan man ay hindi tinangka ng aking mga magulang na pumarito. Sapagka't may samaan sila ng loob na hindi na maaari pang malunasan.

—Kung gayo'y paano, ipagpatuloy na natin ang magandang palatuntunan sa gabi o may iba pa tayong gagawin?—ang tanong ni Joe.

—Anong palatuntunan?—ang usisa ni Tsina...

—Palatuntunan. Diya'y may bahaging masaya at may bahaging ang ilaw ay sadyang pinapatay...

—Ayoko, ayoko ng ganiyan. . .

—Pumayag ka na naman Tsina.—ang amuki ni Paro-paro.—Si Sunny ang kaharap mo at siya ay dapat mong pagbigyan. Alam mo ba?

—Baka malaman ni Ernani; eh-...

—Ano ang ikatatakot mo sa kaniya? Makasampu mang Ernani ay maiiwan mo kung may isang Sunny na sa iyo'y kakalinga, ¿alam mo ba?

—Kung hindi lamang sa iyo'y hindi ako pahihinuhod sa mga pilyong iyan. Maniwala ka

At muling lumapit sa dalawang lalaki ang naglihimang mananayaw, na inabutan nilang ang dalawa'y naguusap naman ng ganito:

—Wala kang dapat alalahanin, Sunny, sapagka't sa loob ng panahong aking ipinakimatyag ay wala akong nakitang banta man lamang ng paghihiganti ng iyong mga kagalit.

—Kung gayo'y ¿ano sa akala mo ang mabuti kong gawin?

—Ang mamirmihan ka sa Maynila. Pakita sa iyong mga magulang at humingi ka ng pagpapaumanhin sa iyong nagawang pagkakasala.

—Anong pagkakasala?

—Ang di pagsipot sa inyong tahanan.

—Bakit, hinahanap ba nila ako?

—Oo at madalas ay nililihim ako ni Dr. Gaspar upang sabihin ko lamang sa kaniya kung saan ka naroon.

—Ano naman ang sagot mo?

—Wala; kung hindi ang sabihin ko sa kaniyang hindi ko nalalaman kung saan ka napatungo at ni hindi ko naman sumusulat sa akin.

—Ang kapatid kong dalaga?

—Isa pa ring may hinanakit, sapagka't ang ipinatatago daw niya sa iyong tatlong daang piso ay hindi mo na isinauli.

—Kahabag-habag naman...

—Bakit ba?—ang tanong naman ni Joe.

—Mangyari'y ibibili yaon ng mga kasuutan niya sa kanyang kaarawan nitong nagdaang ika 2 ng septyembre.

At wala ngang pistang idinaos sa inyong bahay...

—Kawaawang Angilina..!

Nang nangakaupo na ang dalawang babai'y ginawang panghuling pangungusap ni Sunny ang ganito—

—Ilihim mo ang bagay na ito sa kanila. At bukas, araw ng linggo, ay samahan mo ako sa amin, hane? Dito rin tayo manggagaling. Marahil naman ay mapaguusapan na nating mabuti ang mga paraang dapat nating gawin bago tayo lumakad na patungo sa bahay, ?hindi kaya?

—Maaari nga...

—Nguni't hintay nga muna kayo...¿Ano ba iyang mga pinaguusapan ninyong tungkol sa amin?—ang mapakialam na tanong ni Tsina.

—Ang pinaguusapan ba namin?—ang tanong ni Joe.—Walang anuman, tiniyak ko lamang sa kaniya na kayong dalawa ni Sunny sa silid sa gawing kanan magpapalipas ng gabi at kami'y dito na lamang sa tabi ng kusina ni Paro-paro...

—Hindi iyan.. Ah, ayoko na kung hindi ninyo sasabihin...

—Iyon na nga naman..—ang payo ni Sunny.

At hindi na nakasagot si Tsina, sapagka't nakita niyang patungo na sa pamahingahang silid sina Joe. Siya man, nang hawakan ni Sunny sa kamay, ay sumama na ring masok sa loob ng silid sa gawing kanan ng bahay na yaon, at pagkaraan pa ng ilang saglit ay naging parang ilang na ang kanina'y masaya at mabangong bulwagan ng bahay na pinagtataguan ni Sunny.

At makaraan pa ang ilang oras, sa madilim na lambing ng gabi'y nagsimula na ng paggawa ng hiwaga ang apat nating kakilala....

## XXI.

Kinabukasan, araw ng linggo, ay isinagawa ni Sunny ang pagda'aw sa kanyang mga magulang at ang paglipat sa bagong paglilingkuran ng kahabag-habag na si Flora. Sa tahanan ni Sunny sa Kiyapo ay nagkaroon ng bahagyang panangisan nang araw na yaon, samantala'y nagkaroon naman ng mga bagong pagaayos sa tahimik na tahanan ng ating kinatawan. Naroroon na si Flora at ito'y nagsimula na sa pagtupad ng kaniyang bagong tungkulin, samantalang ang kaniyang mga anak ay nagsisipaglaro sa enstresuelong ibinigay sa kanila ni Dany upang siyang tirahan ng walang bayad.

Ang ama ni Sunny ay galit na galit sa kaniya, nguni't nananabik namang siya'y makausap ng kaniyang kapatid na si Angelina sa adhika marahil na itanong kung saan niya dinala ang tatlong daang pisong ipinatago lamang, at ang kaniyang ina ay umiiyak naman at lubhang habag na habag sa ating bagong dating na binata.

Nang mga sandaling ito'y naungkat tuloy ang pagpapagod at pagpapaaral kay Sunny ng kanyang ama at higit dito'y pamukhaang ipinahayag sa kaniya ang malaking panghihinayang kung bakit siya'y napaturuan pa lalunglalo na kung naaalaala ang magandang bukas na sana'y siyang inihahanda sa kaniya ng kaniyang mapagtaguring ama.

—Sayang nga lamang ang lahat ng aking paghahanda ng magandang kapalaran sa iyong hinaharap,—anang matandang lalaki,—lalo na ngayong binabalak ko pa namang ikandidato ka sa pagka-kinatawan nitong ti-

mog ng Maynila. Ano pa ang mahihita ngayon ng pagsipot mo rito, matapos mong dungisan ang ngalang ipinagkaloob ko sa iyo?

—Bakit po Itay? Wala naman akong pagkakasalang natatalos na ginawa sa inyo kung hindi ang pagkaalis ko lamang ng walang paalam...

—Wala! wala pala..? Akala mo'y nalilingid sa akin ang madlang nangyari sa iyo? Akala mo ba'y may gahanip man lamang na pangyayaring hindi ko nababatid? Naririyan si Dr Gaspar na siyang magiging kaisang palad ng iyong kapatid. Siya ang nagsabi sa akin ng lahat. Nagtanan ka rito, sapagka't akala mo'y nakamatay ka ng isang mananayaw at nagtanan ka rito, sapagka't natakot kang pagusigin ng kinatawang iyong tinampalasan. Duwag na anak, walang loob, walang puri... Sa isang mananayaw ay nagpakahibang ka? Sa isang mananayaw ay nagpakabaliw ka? Hindi, hindi kita matatanggap sa bahay na ito... Lumayo ka, lumayas ka...

At iyan ang kaniyang napala—ang palayasin. Sa kabila ng malaki niyang pagasang siya'y kaaawaan ng kaniyang mga magulang ay ipinagtabuyan pa siyang parang hindi anak.

Kung sa bagay ay siya rin nga naman ang may kasalanan. Siya pala'y binabalak na ikandidato sa pagka kinatawan nitong Maynila ay hindi nga naman siya nagpakatino kahit bahagya man. Sinayang niya ang kaniyang titulo at ipinakilala niyang sa mga uri ng taong katulad niya'y naghahari rin pala ang kamusmusan at ang kabaliwan sa pagibig...

Noon di'y nanaog siyang kipkip sa puso ang malaking kalumbayan at tangan sa kanang kamay si Joe, ang kaisa-isang katulong niya sa lahat ng mangyayari;

nguni't hindi pa sila nakalalabas sa bakuran ng bahay na yaon ay may tawag silang na narinig:

—Manong, hintay muna, ¿nasaan ang salaping ipinatago ko sa iyo?

—Angelina, patawarin mo ako sa aking pagkukulang. Naito ang iyong kuwalta.

Iniabot ni Sunny ang tatlong daang piso at nang aalis na'y ipinahayag ito sa kaniyang iiwan:

—Makikipagisang palad ka na? Mabuting kapalaran ang hangad ko sa iyo...

Kahabag-habag siya, ang taong walang paunang kuro sa darating na kapalaran, ang taong hindi nagpahalaga sa kaniyang pangalan at hindi nagpahalaga sa pangalan ng kaniyang mga magulang. Ngayo'y maglalakad siyang hindi malaman ang patutunguhan, walang magulang na kumikilala at maaawa, walang kapatid ni kamaganak na malalapitan, nguni't sagana, napakasagana sa mga kamunduhang siyang nagaaboy sa isang tao sa yungib ng kapariwaraan.

¿Ano ang kaniyang gagawin? Magwalang-kibo'y karuwagan, magpakalayo'y isang kaululan at magsisi'y kahinaang loob.

¡Iwan na kaya niya ang pamumuhay bohemio? Marahil pa at siya namang panukalang makabubuti. Nguni't hindi, hindi rin pala, sapagka't habang nagkakasama ang dalawang iyan—si Sunny at si Joe—ang pagkabohemio ay hindi mawawala. Kapangyarihan sila ng sarili nilang kagustuhan; alipin sila ng alak at pagibig, laman ng mga bahay-sayawan at ng mga kabaret, panauhin sa mga sugalan at kaibigan ng mga mahaharot na babae.

Hindi nga, hindi nila maiiwan ang kabuhayang ito na siyang pinakamaligayang buhay sa bu-

ong daigdig. Iya'y nababatid ni Sunny kung kaya maaasahang pagbabalikan niyang muli ang pinangalingan, lulusungan niyang muli ang kinabalahuan at itatayo niyang muli ang posteng kinasanggahan kahapon ng kaniyang kaligayahan.

At ngayon pa nga bang magkasama na naman sila ni Joe? Magsitabi kayong lahat at bigyan ng daan ang mga kawal na ito ng madlang ligaya:'t kamunduhan. Muli ninyong pagpugayan ang pangulo ng ating mga bohemio na muling pagigitna sa larangan ng mga kasayahan, tunggaan at sa yawan... Pagpugayan natin siya... Hayan, nag lalakad nang may dalamhati sa mukha at humahanap ng bulaklak na makaaaliw sa nagdurugong puso. . .

At nang sila'y makalabas na ng bakuran ng bahay na yaong nagsawa na sa kaniyang larawan, ang ating binata'y tumindig ng matuwid, naganyong nagagalit at pagkuwa'y pinapamutawi sa bibig ang ganito—

—¡Kaululan! Bakit ko ipagdaramdam ito? Duwag ako? Ulol? Baliw? Sira ang loob? Ah, hindi; talagang hihdi. Nakita mo na bang tumakbo ako sa isang pakikipagsukatan ng lakas, Joe? Hindi pa; at iya'y isang katangiang hindi makakatkat sa aking pangalan ng sino pa mang emperador. Tayo na Joe, hanapin natin ang bahay ng kinatawang Dany at ipaghiganti natin ang aking kapalaran. Siya ang sukal na nakahahadlang sa aking nilalakaran. Dapat akong maghiganti sa kanya sa nangyayaring ito sa akin.

—Totoo nga. Nguni't anong uri ng paghihiganti ang ating gagawin?

—Anong uri? Ikaw na ang magpasiya kung anong uri, nguni't dapat mong tandaang ako ay *maghihiganti* sa kanya.

—Patayin ba natin?

—Kung siyang lalong mabuti ay siya nating gawin.

—Kung gayo'y nahahanda ako.—ang tugon ni Joe. —Nguni't kailan natin dapat gawin ang paghihiganting ito?

—Mamayang gabi rin, pagsuksok na muli ng buwan sa kaniyang sinisikatan, pangungulaba ng gabi at pananahimik ng buong Maynila. . .

—Nguni't totoong mapanganib; sapagka't may kasayahan ngayon sa kaniyang bahay, may sayawan at maraming tao. Kung tayo'y tutungo roon ay walang pagsalang tayo'y makikilala, at kung tayo'y mangungublihan ay may panganib na matiktikan. . .

—Walang kailangan. Ang lakad kong ito'y makamatay o mapatay. Ang buhay ko'y walang kabuluhan kung siya'y nabubuhay. Kailangang isa sa amin ang matira at isa naman ang mawalang patuluyan, sapagka't kung naririto ako'y hindi ako makatitiis na makita siyang nagtatagumpay, at kung malaman niyang ako'y naririto ay walang pagsalang siya nama'y maghihiganti.

—Nalalaan akong tumulong sa iyo Sunny.

—Maasahan kita?

—Oo.

—Salamat kung gayon. Mamaya'y aantayin kita sa klub. Ngayo'y pangangasiwaan mo ang pagpapatalastas kina Tsina at Paro-paro ng pagtungo sa kasayahang yaon mamaya upang makatulong natin.

—Oo; at hanggang mamaya. . .

Nang bumabagtas ng daang R. Hidalgo ay naghiwalay ang dalawa, ang isa'y napatungo sa gawing San Sebastian samantalang ang isa naman ay sa gawing Sta. Cruz.

XXII.

Nguni't ang nakatatawag na lalo ng kalooban sa mga pangyayari nang araw ng linggo—kinabukasan ng isang masayang magdamag sa piling nina Sunny, Joe, Tsina at Paro-paro—ay ang paguwi sa pinanghihinawaan nang bahay ni Tsina, dahil sa tangka nitong mamahinga na sa kanyang lalawigan. Sa kanyang iniwang tahanan ay nadatnan niya pagka umaga na ang isang masungit na mukha ng lalaki, pinagaagtingan ng mga ngipin at pinanglalakihan ng mga mata.

Siya man, gayong nakaduyan pa sa lugod at ipinaghehele pa sa kaligayahan, ay biglang nahintakutan din at hindi naaring maihakbang ang mga paa, dahil sa nakitang kaibhang ayos ng mukha ng isang ginigiliw.

Si Ernani at di iba ang lalaking dinatnan niyang langong-lango at amoy alak na nagaantay sa kaniya roon sa buong magdamag upang magpalipas ng kaunting antok sa pamamagitan ng malambing na pagniniig; nguni't siya gayong ito na ang laging sumasahagap niya, ay nagkulang pa sa gabing yaon ng hindi pagsipot sa kaniyang tahanan dahil sapagtitiwalang ang ligayang masasagap niya sa piling ng dating kalaguyuan ay hindi magiging ma laking sagwil para sa kanilang dalawa ni Ernani. Kung kaya ipinasiya niyang magpaiwan nang gabing tinalikdan sa isang tahimik na bahay sa Pasay upang doon sagapin ang bango ng gabing madalas ay humahalimuyak sa kaniyang bahay sa Manggahan.

Sa gayong anyo nakatulog ang ating tahimik at laging mapagmasid na binata; tangan sa kanang kamay ang isang bote ng alak na tsampan at sa kabila'y ang isang kopang gayong makasampu nang lagya'y wala at wala ring natitirang kapatak man lamang.

Nang nasa may bulwagan na ng bahay si Tsina,

alangang manaog at alangang magtuloy sa loob, ay sinalubong ng isang matunog at mahabang halakhak ng kanyang kasuyong binata. Pagkatapos noo'y pahalakhak din siyang kinamayan at inanyayahang tumungga ng alak sa gayong oras ng umaga.

Nguni't si Tsina na bagong kagagaling din sa pagtungga, ay hindi narahuyo, at sa halip noo'y pinagukulan niya ng tanong ang kinakaharap—

—Bakit Ernani? Anong tukso ang pumasok sa ulo mo't nagpapakamatay ka sa alak?

—Halika, tumungga ka... Napakasarap...

—Bitiwan mo ang boteng iyan at matulog ka na. Hindi ka ba nahihiya ng ayos mong iyan...? Nagpapakamatay ka na ba?

—Nagpapakamatay ako?—ang pagalit nang agad na tanong ni Ernani —Ang sagutin mo sa akin ay kung bakit ngayong umaga ka lamang dumating gayong kagabi pa kita inaantay, ¿bakit?

Kinilabutan ang buong katawan ni Tsina nang marinig ang pangungusap ng kaharap, at nang ito'y tumingin na ang mga mata'y nanglilisik, si Tsina'y hindi na makagalaw man lamang sa kaniyang pagkakatayo.

—Bakit nga? Sagutin mo ako agad...—Ang pahumal nn tanong na lasing na lalaki.

—Naanyayahan ako sa isang pamamasyal, ang nanginginig na tugon ng babae.

—Naanyayahan ka at ikaw naman ay sumama nang hindi ko nalalaman? Alipin mo na ba ako upang huwag pagtapatan o pagsanggunian ng iyong patutunguhan, ¿ha,?

At sabay sa tanong na ito'y hinawakan ng binata ang matigas na baro ni Tsina; hinaltak at saka itinulak sa isang upuan.

—Ako'y hindi lasing,—ang pagkatapos ay sinabi, —nalalaman ko ang aking ginagawa at nalalaman kong ako'y iyong ipinagbili kagabi sa isang dakot na salapi. . . Nalalaman ko, kaya magtapat ka sa akin, magtapat ka sa akin...

—Wala na akong maipagtatapat kung hindi iyan: naanyayahan akong magliwaliw ni Paro-paro kung kaya ako'y hindi naaring sumipot kagabi.

—Naanyayahan ka ni Paro-paro upang magpalipas ng magdamag sa isang magandang tahanan ng bohemio, ¿ha? !Ah, walang puri..!

Sabay sa pagsasalita nito'y biglang binigyan ng isang mariing tampal ni Ernani si Tsina na hindi naman nailagan ng babai kung kaya sa lakas ng bigwas sa kaniya'y napatumbang kasama ang silya sa sahig. Hindi siya nakakibo, sa halip na lumaban ay lalong nawalañ ng dugo, napipi ang dila at nanglamig ang mga laman. Hindi makayang buhatin ang katawang napabato sa sahig at ni hindi naalaalang nalulukot at nasisira ang kanyang mahal na kasuutan.

—Ano't di ka magbangon? Bakit di mo ipagsanggalang ang iyong pagkababae? Bakit nauumid kang mabuti? Hindi ako naparito sa iyo upang gumugol lamang ng aking salapi; hindi ako naparito sa iyo upang humanga lamang sa iyong kagandahan at sumanghap ng iyong kabanguhan. Dapat mong itanim sa isip na kaya ako naparito ay upang sagipin ka sa pagpapakakagumon sa lusak, nguni't ngayong ayaw kang magpahalaga sa aking balak na iyan, ay kapuwa tayo magpapakabaon ngayon sa pusali ng kahihiyan...

—Ernani...

—Ako'y hindi na si Ernani—ang lalaking hinahangaan sa kanyang pagka matimpiin. Ngayo'y isa akong sawing nagumon sa kamunduhan, walang

ngalan, walang puri, walang karangalan; isa ako ngayong binatang walang kinikilalang diyos kung hindi ang aliw, walang kinikilalang buhay kung hindi ang pagibig, walang kinikilalang liwanag kung hindi ang mga mata ng babae. At ngayong napawi na sa akin ang aliw, untiunti nang nalalanta ang buhay at dahandahang napaparam ang liwanag dahil sa pagtataksil ng babaing aking pinananalanginan, ang pagkalalaki ko'y nabibingit na sa kaniyang pagka-pahamak at untiunti nang napaparam sa mundo ng mga pagasang ipinagkaloob sa akin ng Panahon upang kalasagin hanggang nabubuhay. Sabay sa pagyao ng aking mga araw ay uusiyamiin ko naman ang iyong mga talulot upang na pagpapatihulog sa bangin ng kapariwaraan ay magkasama tayong pagtawanan ng nagdaraang mga oras...

—Ernani, patawad. . .

—Patawarin ka ng iyong kalaruan nguni't hindi ako. dapat sa iyo'y iyan—ilibing sa kinaupuan upang hindi na pamarisan ng kapuwa mo babae. . .

Sabay sa pangungusap na ito'y isa-isang inihagis ng ating lasing na lalake ang mga silya, bote, kopa at mesita sa ating kahabag-habag na mananayaw, at nang hindi na makita ng mga mata dahil sa pagkakabunton sa ulo at sa magkabikabilang panig ng katawan ng mga kasangkapang itinabon sa kanya ng naglupit na lalake ay iniwan doong walang malay-tao salanta, ang katawan at walang dapat maawang sumagip. . .

Pagkaran pa ng ilang saglit ay tinungo ng binata ang hagdanan at nang mananaog na lamang ay pinahimakasan ng ganitong pangungusap ang atirg si Tsina—

—Paalam na sa iyo, paroparo ng kamatayan. Makatulog ka nawa ng tahimik. Nguni't ako'y maglalakad at pilit kong hahanapin si Dany upang maipaghiganti

ang pagdustang itong ginawa sa akin. Kung hindi ko siya makita rito'y aabangan ko siya hanggang sa pinto ng impierno upang doon kami magsingilan ng mga utang..?

## XXIII.

Ika walo na ng gabi.

Ang magandang tahanan ng ating kinatawan ay maliwanag at napapalamutihang mabuti. May mga bagong silya, mga bagong mesita at mga bagong salamin at kuwadrong kinalalagyan ng mga larawan. Sagana sa bango ng mga bulaklak at naging isang tunay na hardin ng mga rosas. Sa isang panig ay may tumutugtog ng piano, sa kabila'y salitaan ng magkakakilala't dating magkakaibigan, at sa gawing pintuan nama'y kamayan at batian ng mga kaibigang dumarating at ng kaibigang dinaratnan.

Ano pa't masasabing isang tunay na pagtitipon ng mga mahal at piling kaginoohan at kadalagahan ang kasayahang yaon.

Naroroon na't kasalamuha ng makikisig na binata ang di mabilang na mapagbigay na magulang; sa mga upuan ay naguunahan sa pamumukadkad at pagsasabog ng liwanag ang mga kahilihiling ganda ng ating kadalagahan, samantalang sa ibang gawi'y ang nagtitimpalakang tinig ng arte ng musika at ng awit ng ilang dalaga.

Sa langkay ng mga binata'y kabilang na ang ilang kinatawang laging kasama sa kabaret ng ating si Dany, at sa isang sarilinang paguusap nila sa isang sulok ng bulwagan ay naitanong ng ilan kay Dany kung saan naroon ang magandang bulaklak sa kabaret. Ang ating bayani'y hindi nakapagkaila, ipinagtapat na si Amor ay

nasa isang silid sa gawing labas at talagang inaliligpti niya upang hindi makabulahaw sa kasayahang idinaraos.

Sa kumpol ng mga bulaklak naman ay naroon at kabilang na rin ang magagandang binibini natin, ang mga Hidalgo, Asuncion, Reyes, Roxas, Borja at marami pang iba; nangaroon na rin ang mga Almaida, ang mga Hernandez, ang mga Guzman, Gonzales at Lim. Ano pa't masasabi na ng tiyakang ang kasayahan ay totoong ganap na ganap, sapagka't sa pagtitipong yao'y wala nang dapat pang hanapin.

Nguni't ang nakapagtataka'y ang pagdating ng isang hindi kilalang lalaki sa tahanang yaon, na ang hinahanap ay ang ating kinatawan. Si Dany na noo'y kagagaling pa lamang sa labas ay bahagyang kinilabutan nang matalos na sa kanya'y may nagtatanong. At isang lalaki. Tumungo siya agad sa loob, pagkatapos matawid ang bulwagan ay nagtuloy naman sa hagdanan at doo'y natagpuan niya ang isang lalaking sa ayos ay hindi nababago sa kanya: isang tsuper.

—Ano ang gusto ninyo?

Ang lalaki'y hindi nagaksaya ng panahon upang tugunin ang katanungang yaon. Iniabot lamang ang sulat na dala at saka nagantay ang tsuper sa magiging tugon ng ating kinatawan.

Binasa ni Dany ang liham. Pagkatapos ay namumula ang mukhang sinabi sa tsuper ang ganito—

—Sabihin ninyong bukas para sa kanila ang pinto ng aking bahay, hindi sapagka't sila'y mga mananayaw kung hindi sapagka't sila'y mga taong kagaya ko rin.

Nanaog na muli ang tsuper. Makasandali pa'y dalawang babaing matingkad na totoo ang kulay ng mga kasuutan ang dahandahang nanakyat sa hagdanan, samantalang si Dany ay naroo't nagaantay naman sa kanila.

—Hindi kayo mga bailarinang pumapasok sa loob ng kabaret, Mga babai kayong ipinalalagay kong katulad ng lahat na nasa loob, kung kaya naman ipinakikiusap kong kumilos kayo ng dapat na kilusin ng marangal na babai.—ang pasalubong ni Dany sa kanyang mga bagong panauhin.

—Ang lahat ay matutupad,—ang tugon ng dalawa, —alang-alang sa *pagkatao* ng *taong* kinakausap namin ngayon.

Hindi man lamang nakipagkamay sa may panauhin ang dalawa'y lumiko na sa loob at nagtangkang tumuloy na ng kalooblooban.

—Hintay muna kayo.—ang hadlang ni Dany—Sinabi ko na sa inyong hindi kabaret iyan. Hayaan ninyong ihanap ko kayo ng upuan.

Iniwang sandali ni Dany ang kanyang mga bagong panauhin, nagtuloy siya sa bulwagan at humanap ng dalawang upuang maaaring luklukan ng dalawang babaing bagong dating. Salamat at sa isang dakong malayo sa malas ng maraming kababaihan. sapagka't halos nakukublihan ng kaliwang tagiliran ng piano, ay nakatagpo siya ng mga upuang maihahandog sa mga bagong dating.

Bumalik siyang muli sa labas at inihatid niya sa mga upuang yaon ang bagong dating; samantala nama'y nagsasayawan noon ang ibang panauhin.

Ang kanina'y masayang kalooban ng ating kinatawan ay kinakalong ngayon ng malaking sindak at pangamba. Katulad ng mga bitin sa Sta. Krus de Mayo, ang puso't kapalaran ng ating bayani'y tinitingala ngayon ng maraming mata at inaambaang saklutin ng maraming kamay. Ito'y kanyang naguguniguni at siyang nagiging sanhi ng kanyang mga pagbabakibaki.

Sa isang silyang malayo sa pulutong ng maraming panauhin at halos nasa tabi na ng pintuang patungo sa komedor ay malumbay na nakaupo si Dany at doo'y iniisip ang dapat maging kahulugan ng pagdalo ng dalawang mananayaw na yaon na ipinangangamba niyang malaman ng kanyang napakaraming panauhin. Gayon pa man, palibhasa'y taong mapagparaan at mapagisip, kung kaya ang bagay na ito'y napapagdaan din ng walang anumang salabid na naiwan sa kanyang mga pinapanukala sa gabing ito. At sina Paro-paro naman ay hindi naino ng mga panauhin kung kaya nagiging magandang pangtakip sa mga binatang hindi nagkapalad makapagsama ng mga dalagang maisasayaw.

Ano pa't masasabing nagiging mga butil na gintong pumapatak sa apoy at dagling natutunaw ang bawa't sandaling nagdaraan sa gabing ito. Ang lahat ay napakupkop kay Terpsikore bagaman sa mga nagtatamasang ito ng aliw at ligaya at may manaka-nakang nanalangin sa makapangyarihang dios ng Pagibig...

Sandaling iwan natin ang nagsisipagsayaw. Pangahasan nating pasukin at libutin ang lahat ng silid ng bahay na ito ng ating kinatawan. Hanapin natin si Amor, ang baliw na bulaklak. Saan siya naroon? Naririto sa silid na ito. Tahimik, nakapanungaw sa bintana, nakapatong ang baba sa nagkakapatong na dalawang kamay, wari'y isang binibining nilayuan ng ginigiliw, katulad ng malumbay na pusong maliwanag ang isipan. Ang kanyang mga mata'y hindi naman kusang inililibot sa munting bakuran ng tahanang ito, nguni't sa galaw ng sanga ng kahoy ay nawiwiling manood ang kanyang mga paningin. Magaling na kaya siya? Ewan natin, malamang ay hindi pa. Sapagkat kung siya'y hindi na ang baliw sa tahanang ito'y hindi niya matitiis ang matira sa isang mapanglaw at madilim na silid. Hindi niya matitiis ang

mapahiwalay sa lipunpon ng magaganda at masasayang bulaklak at ng makikisig at malilikot na bubuyog. Baliw pa nga, siya hangga ngayon, baliw na humahanap ng kanyang kagamutan—ang makapaghiganti.

Nagdaan pang muli ang ilang sandali at ang ating baliw ay nakatayo na't tila may sinusubukan sa labas. Sa kanang kamay ay mahigpit na tangan ang isang matulis na patalim at sa kaliwa'y ang isang bulaklak na nalagasan na ng mga talulot.

Ang dating tingin sa malayo'y binago, inilipat sa gawing hagdanan sa labas at doon sa dakong yao'y nangdidilat ang mga matang nagaabang ng darating. Sino ang kanyang sinusubukan?

Nang mga sandaling ito'y idinaraos ang salo-salo ng mga sadyang pinaanyayahang panauhin at doo'y kasama na rin pati ang ating mga mananayaw. Sa bulwagan, sa maliwanag at masayang bulwagan ay walang naiwan kung hindi si Dany na katatawag lamang sa telepono. Hindi natin natunugan ang kanyang sinabi sa telepono, nguni't maipalalagay na yao'y sa kawanihan ng mga tiktik.

Ang nagsisikain ay nagkakatuwaang mabuti sa tatlong mahabang dulang na nagkakatabi-tabi, samantalang si Dany ay nakapangalumbaba sa tapat ng salamin at matamang pinagbubulaybulay ang ilang malalim na bagay na may kinalaman sa kanyang idinaraos na kasayahan.

Sa ganyang ayos ng mga pangyayari, pangamba sa labas at tawanan at kainan sa gawing kalagitnaan ng bahay, ay isa pang kakilakilabot na larawan ang biglang sumulpot sa may bulwagan, nang sa sisipot ang isang lalaking marahang nilalapitan sa kanyang upuan si Dany at tangkang isaksak ang isang malaki at matulis na patalim.

Anong hiwaga kaya ito? Ito na kaya ang paghihiganting pinanumpaang gagawin sa ating kinatawan? Marahil nga. Iyan na nga...

Salamat at nang may mga tatlong hakbang na lamang sa ating nakatungong binata ay napalingon ito sa kinakaharap na salamin. Sa gayo'y nakita niyang may nakaumang .na kamatayan sa kanyang likuran. Mabilis siyang umiwas sa matinding saksak na ibinigay sa kanya ng mahiwagang lalaki, pagkatapos ay hinawakan niya ang kamay noon at ang dalawa'y nagagawan sa patalim.

Sa malalakas na galabog ay nabulahaw ang mga nagsisikain at tinangka ng ilang alamin kung ano ang nangyayari. Doo'y nakita ng kanilang mga mata ang pagbubuno ng dalawang lalaking nagaagawan sa patalim. Ang ilan ay madaling sumugod ng pagawat, madaling pinayapa ang gulong nangyari.

Ilang saglit pa'y nagsalita ang ating kinatawan.

—Ano ang sanhi't ako'y iyong papatayin?

—Huwag mo nang itanong at iyong nalalaman. Batid mong naririto si Tsina at ako,y dapat na maghiganti dahil sa paglalarong ginagawa ninyo sa akin...

—Ah dahil baga sa babaing iyan kung kaya ka nakaisip na pumatay?

—Oo, dahil diyan!—ang pahayag ng tinanong kasabay ang pagduhapang kay Tsina na dumarating noong mula sa silid ng kainan; nguni't ang kanyang masamang tangka ay hindi nangyari dahil sa karamihan ng nagsiawat.

—Aba't si Ernani ?Paro-paro, naririto si Ernani...—ang tawag ni Tsina kay Paro-paro.

—Oo; naririto nga si Ernani, ang binatang

iginumon mo sa mabahong lusak. Naririto upang pumatay nang makapaghiganti...

—Ginoo,—ang tawag ni Dany kay Ernani,—maisasama ninyo ang inyong mga pinaghahabol ngayon din, nang wala isa man sa mga taong natitipon ang manghihinayang. Sa ganyang mga babai'y hindi ako makapapatay ng tao, sapagka't sa mula'tmula pa'y nakikilala ko na kung anong uri ang mga babaing iyan.

—Maaari ngang magkagayon, sapagka't nakuha mo na ang ganang iyong bulaklak sa kabaret —ang tugong may halong parunggit ni Tsina-

—Utang na loob, umalis na kayo...

—Umalis kami nang hindi namin naibubunyag sa mata ng mga taong ito na paimbabaw lamang ang iyong pagkamaginoo? Umalis po ba kami nang hindi namin naipahahayag sa kababaihang ito na dito rin sa tahanang ito'y nagiingat ka ng isang mananayaw na makakalaro sa lahat ng sandali? Umalis po ba kami nang hindi namin maipagtatapat sa madla na kayo'y minsan nang nabingit sa kamatayan dahil sa tangkang paguusig sa isang binatang nakaagaw ninyo sa bulaklak na ngayo'y inyong inaalagaan? Kay gandang binata, kay buting maginoo ninyo... Malinis ang suut at pangalan nguni't kung tatarukin ay kasing dungis din namin ang inyong kaluluwang iniingatan...—ang masasakit na pahayag ni Tsina.

Nagiba ng loob ang karamihan sa mga panauhin ni Dany nang marinig ang mga mahahayap na pangungusap na yaon.. Hindi siya makakibo naman, at ni hindi niya magamit ang kanyang lakas, sapagka't babai ang kanyang nakakaharap. At nang hindi pa makaimik—

Bakit hindi kayo tumutol?—ang tanong ni Tsina.—Bakit hindi ninyo pabulaanan ang aking mga sinabi?

Nagaala-ala ba kayong baka lalong mahalata ng mga taong ito na ako'y may dapat ding paghabulin sa inyong kamahalan? Makaaalis na nga kami, opo, makaaalis na nga kami upang ang mga bagay na ito'y hindi mabunyag sa madla.

—Husto ka na babaing dalahira...

Hindi pa man halos natatapos ang malalim na hinga ni Dany ay isang malakas na halakhak ng babai ang kanilang narinig mula sa labas; halakhak na sinabayan pagkatapos ng ganitong pangungusap...

—Ang tampalasan! Hayan ang tampalasan...nagantihan ko na rin...!

At si Amor, ang baliw na bulaklak, ang babaing kinaringgan ng boses na yaon, ay nasok sa bulwagang hawak sa kanang kamay ang isang patalim na may dugo.

Ang lahat sa loob pati ni Dany at ng ating mga mananayaw, ay nagikla sa nakatatakot na ayos ng baliw. Ang iba'y nasindak at ang mga babai'y sinidlan ng malaking takot.

Lahat ng mata'y napapakong mabuti sa larawan ng ating baliw samantalang ito'y pinamimilaylayan ng isang masayang ngiti sa mukha na patuloy ng paglakad sa dakong loob.

May hinahanap siya at nang siya'y mapatapat kay Dany ay huminto ng sandali, pinilit na makapagsalita ngu'ni't matapos sambitin ang isang matamis na "¡Dany!" ang kahabag-habag ay nabulagtang bigla sa sahig.

Sa kanyang pagkakahigang ito'y pabulong niyang nasabi ang sumusunod;

—Dany nakaganti na rin ako..!

—Kanino?—ang tanong ng kinatawan.

Ang tanong na ito'y tinugon ng pagkakataon: pumasok sa bulwagan ang apat na lalaki—ang isa'y sugatan at ang isa pa ay siyang umaalalay dito, samantalang ang dalawa'y kapuwa naman tiktik sa Bagumbayan.

—Ginoo,—ang tawag ng tiktik kay Dany,—ang mga tao pong ito'y nahuli naming nanunubok sa inyong tahanan at may masamang tangkang ibig gawin.

Ang lahat ay lalong nagikla, may nakapagtatanong ng kung ano ang hiwaga, may di makapangusap at may hindi makatingin sa may sugat... Si Gloria kapatid ni Amor, pagkarinig sa ganitong pangyayari'y napalabas na rin sa kanyang kinatataguang silid, kasama ng bagong kosturera nilang si Flora.

Nasa bulwagan na silang lahat, si Gloria'y madaling lumapit sa kanyang kaka, pinaspasan ito at tinangkang pangkuhin upang maipasok sa kanyang silid na pinanggalingan; nguni't nang magsirating sa loob na rin ng bulwagan yaon ang apat na lalaking nasabi na, si Gloria at si Flora'y nangapamangha.

—Ang binatang nagtangkang humalay sa akin..!—ang pahayag ni Gloria nang makita ang nasugatan.

—Ang walang puso kong asawa..!—ang buntong-hininga naman ni Flora.

Napigil sila sa kanilang paglakad. Ang may sugat at ang umaakay dito'y napatingin sa kanilang dalawa, sina Tsina'y sa kanila rin nangapatingin at ang mga natitipon doong panauhi'y wala ring ibang minamasid kung hindi ang pagkakatigagal ng apat na ito.

—Ikaw—ang asawa ko—naririto?—ang pamangha ni Joe nang makita nito si Flora.

—Ikaw—ang ginahasa ko—naririto?—ang pamangha ng nasugatang si Sunny nang mamataan ng kanyang

mga mata ang larawan ng dalagitang pinagtangkaan niyan halayin noong araw.

Anong mga pagkakataon! Sa wakas ay lumilitaw na rin ang mga dapat magbayad sa naging pagkakautang noong araw. Ang kamalian na siyang tinatawag na bulok sa katawan ng tao'y pinasingaw na rin ng panahon. Ang pagtangkang magsipaghinganti'y naririto ngayo't siyang pinaguusig ng dapat paghigantihan. Mga salarin, mga taong kung pababayaang makalaboy ay magiging damong sisira sa buong halamanan ng mga tao; lupang tabal, kahoy na dapdap, buto ng saging— mga bagay na hindi pinakikinabangan ng bayan.

Sa mga tanong na magkasabay halos na binitiwan ng dalawa ay ganito naman ang magkasabay halos na kasagutan ng mga babai—

—Oo, naririto ako, sapagka't kinaawaan ng Dios na mabuhay sa piling ng mabuting tao at hindi sa mga katulad ninyo.

—Ano ang ginagawa mo rito?—ang tanong ni Joe sa kanyang asawa.

—Naglilingkod upang may makain. Minarapat kong maglingkod sa ibang tao kay sa isang tunay na asawang katulad mo, sapagka't dito'y walang nangaalipin, nangbubugbog at nanglalait. . .

—Buhay ka pa hangga ngayon?—ang pikit-matang pagtatanong ni Sunny kay Gloria.

—Oo, sapagka't binubuhay ako ng Dios upang maipaghiganti sa iyo ang katampalasanang ginawa mo sa akin.

—At tinampalasan ka rin niyan?—ang sambot na tanong ni Dany kay Gloria.

—Oo... Iyan ang binatang nagtangkang humalay sa akin nang ako'y munti pa lamang, nang ako'y iwan ng aking ina sa paglilingkod sa kanyang mga magulang..

—Iyan? Iyan din ang tumampalasan sa kapatid mo. Iyan din ang lalaking naghulog sa kanya sa bangin..Iyan at walang iba ang lalaking pinaghahanap natin, ang lalaking nagkakasala ng "nabigong pagpatay sa kapuwa tao."

—Ginoong may-bahay.—ang sambot ng isa sa mga tiktik,—ipinatatalos po namin sa inyong taglay namin ang karapatang dumakip sa lahat ng taong iyan. Ang may sugat dahil sa utos ng hukuman, sapagka't ito'y nasasakdal sa kasalanang nabigong pagpatay, ang dalawa pang lalaking ito (itinuturo si Joe at si Ernani) dahil sa pagkukulang sa asawa ang una at sa pangbubulahaw at pananakit ang pangalawa. Ang mga babaing ito po naman (itinuturo sina Tsina at Paro-paro) ay dahil sa salang paglalako ng laman.

—Nguni't tungkol sa apat ay wala kayong katibayang pinanghahawakan.—ang hadlang ni Dany sa mga tiktik.

—Mayroon po. Si G. Jose Capistrano'y ipinagsakdal ng kanya ring kumpare dahil sa kapabayaang ginawa sa kanyang asawa. Si G. Ernani'y ipinagsumbong ng kanya ring kinakasamang Amalia (si Tsina), at ang dalawa pong ito'y sa pakikialam sa ibang lalaki. Maliwanag na po ba?

—Nguni't wala kayong pinanghahawakang utos ng hukuman?—ang tutol ng mga pinaguusig.

—Taglay namin dito ang lahat ng utos at katibayan.—ang tugon ng tiktik sabay ang dukot sa bulsa ng mga pinanghahawakang mga papel upang dakpin ang limang mapanggulo sa kasayahang yaon.

Matapos maipakita ang mga kautusan ng hukuman ay dinala ng dalawang tiktik ang naging gusot na lagi na sa kasaysayang ito, isinakay sa isang auto at inihatid sa Bagumbayan. Samantala'y ipinagpatuloy ang sayawan. Nang magiika labingdalawa na sa hating-gabi ay tinipon ni Dany ang lahat ng panauhin.

—Mga kadalagahan at kaginoohan:—ang kanyang simula—Hangga ngayo'y isa pa ring suliraning naglalaro sa inyong isipan ang sanhi ng inyong idinalo rito. Hindi maliwanag sa inyong diwa't kalooban kung ano ang tunay na sanhi ng ating mga pagsasaya. Ngayon, yayamang nalalapit na ang oras na ipaghihiwahiwalay nating muli, pahintulutan ninyong ipabatid ko ngayon sa inyo ang tunay na sanhi ng ating pistahan...

Sandaling huminto ang nagsasalita, at matapos pahirin ng panyo ang bibig ay nagpatuloy—

—Inanyayahan ko kayo sa kasayahang ito upang ipatalos ko sa inyong malaon ko nang binabalak ang magharap sa Lehislatura ng isang kautusang lubusang nagbabawal sa kabaret at bahay-sayawan. Gaya nang inyong nakita, ang naging sanhi ng kaguluhang sumaglit sa kasayahang ito ay walang iba kung hindi ang isang sigalot ding nagmula sa kabaret. Sa bagay na ito'y hinihingi ko ang tulong ng mga kaibigan kong kinatawan din ng bayan. Nananalig akong ang kabaret ay walang iba kung hindi ang templo ng mga bisyo; ang gusali ng kasamaan at bibig ng malaking impierno. Diyan pinariringasan ang daan-daang puso ng mga babae, diyan ibinubulid ang mga pusong walang malay ng mga binata, diyan natutukso ang mga may asawa at diyan nagmamasagwa ang mga mayayaman. Iyan ang tampulan ng lahat ng bagay, matangi ang kakabutihan. Dahil diya'y nararapat na tayong mga ala-

gad ng pamahalaang nagkakatipon dito'y magkaisa sa pagsugpo sa nalaganap na samang iyan...

—At bukod diyan—ang patuloy ng nagsasalita—ay malugod ko rin namang ipinatatalastas sa inyong ako'y ikakasal ngayon. Narito na ang aming pare, narito na rin ang aming mga saksi. Ngayong tapos na rin lamang ang kasayaha'y ipinahahayag kong sa aking pakikipagisang-palad ang sanhi ng lahat ng ito...

—Nguni't sino ang babae?—ang tanong ng mga panauhin.

—Naririto. Isang magandang larawan ng kahinhinan at kabaitan—ang itinuturo'y walang iba kung hind si Gloria at sa harap din ng maraming panauhi'y pinagtali ang kapalaran ng dalawang ito na sinasaliwan ng:

—Mabuhay ang mga bagong kasal!—ng natitipong nga panauhin samantala'y payapang nakahiga pa si Amor; nguni't pinagsaulan na ng matinong pagiisip. Narinig din niya ang maugong na pagbubunying yaon, at siya sa kanyang sarili, matapos pagbulaybulayin ang mga nangyayari ay nakapagsalita naman ng ganito:

—Ang mabuting lalaki'y dapat makasal sa mabuting babae. Pagsamahin nawa silang mabuti ng May-kapal.

Sumunod ang pagpapaalaman ng mga panauhin. Ang pista ay natapos at sabay sa pagkatapos ng pistahang ito'y natapos din ang kasaysayan ng bulaklak sa kabaret...



